# SALITA AT BUHAY

## NA PINAGDAANAN ÑG PRINCIPE

# REYNALDO

## AT NANG PRINCESA

# FLORESINDA

### Sa Kaharian ñg Bohemia at Turquia.



MAYNILA: 1914
LIMBAGANG "ESFUERZO OBRERO"
329 R. Hidalgo, Quiapo

# SALITA AT BUHAY

## NA PIÑAGDAANAN NG

# Principe Reynaldo

AT

# Princesa Floresinda

SA

## CAHARIAN ÑG BOHEMIA AT TURQUIA.

Icao poong Dios na ualang caparis
gumaua,t, lumalang nitong sang daigdig,
bumalong na uari sa aquing pagtitic
at ang cuadernong ito niyaring tulang auit.
Pañgahas cung loob ay dina naguari
pag sulat na ito ay dinalidali,
di talos sa pluma sa dunong ay quimi
culang sa acala tumula,i, di gawi.
Cung si Sto. Tomas ay lalong doctor na
nangaling sa Dios ang siencia impusa,
niaong magpalagay ñg filosofía
sa tatlong personas ay nuhang tanong pa.
Baquit aquing loob ay mapapalulong
na dica na muna nag isip nagtanong,
ay bago,i, uala cang camuntimang dunong
nañgahas tumula na sumulat ñgayon.
Sa punto at coma abre parentesis
bocales numero singular florales,
acong menos doon di talos mag lirip
sa ortografia may culang may labis.
At gayon din naman sa mñga silaba
berso,i, duplicado,t, may mñga mentira,
talastas cong tunay na aco,i, sasala
ay cung ano baga,t, ito,i, ginanap pa.

Caya napatuloy ang aquing paggaua
ang nasa loob ko isip at acala,
ang babasa nito,i, siya ng̃ bahala
na mag-ayos-ayos ng̃ mali at lisia.
Sa aquing pag-asa sa babasa nito
makapagpupuno ng̃ kakulang̃an ko,
aking itutuloy malimaling verso
na hang̃o sa libro niyaong si Reynaldo.
Niyaong unang daco sa Imperiong Turquia
anang nagsalita na isang bihasa,
ang gumugubierno may tang̃ang korona
bantog na Baysetò Gran Sultang masigla.
Ang Gran Sultang ito,i, naging kabantugan
sa boong potencia ng̃ hindi biniagan,
ang mg̃a konsejo'y pawang Haring mahal
bukod ang Sordanes na umaagapay.
Sordanes at hari na mg̃a consejos
pauang mg̃a piling sa guerra,i, quilabot,
caya,t, ang taguri ng̃ mahometanos
daig ang balitang Carlo Magnong bantog.
Laging hinujunta sa estrado real
ang pagpapasuco sa mg̃a binyagan,
ualang iniisip sa gabi at arao
cundi itong famang sa guerra,i, magdiuang.
Pauang masisigla ang mg̃a consejos
na nag uunahang tumupad sa utos,
ng̃ bunying Gran Sultan pagca,t, nasusucob
ng̃ masayang lilim ng̃ coronang bantog.
Lalong nacadilag sa bunying corona
ng̃ Sultang Baysetong quilabot ng̃ sigla,
may natang̃ing supling na caisa-isa
cauangqui ni Venus sa diquit at ganda.
Ang bunying princesa mula ng̃ sumilang
sa boong Morisma,i, naguing casabihan,
cahit sa ooris na iniing̃atan
ng̃ profeta nila,i, di maibabagay.

Ang pañgalan niya na iniuing dilag
nğ ina nğ ganda sa lañgit pinilas,
ñgalang Floresinda na anaqui,y, catulad
sa masayang bañgo nğ mğa bulaclac.
Cadilagay ayos sa ingat na hinhin
nğ catauang timbang na lubhang butihin,
sino mang manood ay mapapatiguil
at di magsasauang tingna,t, panoorin.
Balang macaquita uica co,i, bulaan
capag di inaquit niaong cagustuhan,
ualang calulua,t, bilang na sa patay
capag di umirog sa gayong carictan.
Saca may natural na iniuing bañgo
parang panghalina sa puso nğ tao,
sino mang palarin na macasasamio
may dalamhati ma,i, paui nğ totoo.
Caya nalathala ang gayong carictan
sa boong potencia ng hindi binyagan,
ang catolicano ay nagulumihan
susumisinta cahit sa balita lamang.
Daming mğa Haring Duque at Principe
ang nañgagnanasang dahil sa pagcasi,
ñgalang Floresinda,i, cung siyang masabi
gayac na maglacbay dañgan di mangyari.
Ang naguiguing dahil nitong pañgiñgilag
sa calac-hang Trono,t, tibay nğ Ciudad,
at sa mğa Ley ay iba sa lacad
nğ mğa binyagan malayong di palac.
Tiguilang sandali ang galac sa Turquia
at ang nagnanasang Haring iba,t, iba,
saglit na sabihin ang Haring Monarca
na iguinagalang sa Reinong Bohemia.
Don Pedro ang siyang tunay na pañgalan
niyaong daraquilang Monarcang marañgal,
husay magpasunod sa nasasacupan
at isang panghampas sa hindi binyagan.

Baquit naguing salot sa mg̃a morisma
ang Principeng anac ng̃ bunying Monarca,
sa Africa,t, Argel hangang Macedonia
pinagcatacutan sa pagbabatalla.

Magandang lalaqui huad cay Adonis
loob ay mababang sa cordero,i, uang̃is,
ng̃uni,t, cung sa digma ay tigreng mabang̃is
caya ng̃a at sia,i, pang̃atlo sa pares.

Reynaldo ang siang tunay na pang̃alan
ng̃ mababang loob na principeng mahal,
sa mata ng̃ ama,i, di ibig maualay
sa lilim ng̃ cetro,i, ina-alagaan.

Sa gayong ligayang anduca ng̃ dib-dib
ng̃ masintang ama sa anac na ibig,
di caguisa-guisa,i, sa puso,i, gumiit
nitong si Reynaldo ang sinta,t, pag ibig.

Lumucloc sa puso ang alab ng̃ sinta
sa astrong maningning sa Imperiong Turquia,
princesang nabantog na si Floresinda
anac ng̃ Gran Sultan na caysa-ysa.

Dumulog sa ama,t, ang ipinag saysay
mahal mong bendicion sa aqui,i, pacamitam,
at ipahintulot yaring paglalacbay
sa himalang ganda sa Turquiang bayan.

Ang sagot ng̃ ama sa hing̃ing ganito
bunso,i, maquinig ca sa sasabihing co,
dimo baga tanto,t, ang Turquiang imperio
catanimang dati nitong ating reino.

Cung sia mong nais ang pasa Turquia
masunod ang nasa sa pang̃a-ng̃asaua,
minamagaling cong dalhan mo ng̃ guerra
piliting mabihag ang sulta,t, princesa.

Ang Imperiong Turquia,i, cung maguing talunan
maaaquit silang masoc sa binyagan,
di cung magca gayon tanto ng̃ may lugar
sa bunying princesa ang sinta mong taglay.

Caya nğa,t, nğayon din ay biglang igayac
ang malaquing hocbong sa Turquia,i, gugubat,
lahat nğ guerreros ay tipuning agad
icao ang general nğ hocbong lalabas.
Sagot ni Reynaldo ó ama cong ibig
ang gayong paraan sa pag sinta,i, pangit,
di man po sa gayon pag loob nğ langit
magcaca dahilang sila,i, maaaquit.
Caya po itulot nğ poon co,t, ama
na aco,i, payagan paroong mag isa,
mahal mong bendicion sa aqui,i, sucat na
nğ pag pasa Turco ay maguing sandata.
Sa gayon sinabi ay di nacaimic
ang sintang ama sa anac na ibig,
di naman mangyaring sirain ang nais
baca ipagtaglay nğ malaquing hapis.
Cung gayon ang sabi nğ haring D. Pedro
yamang mapilit ca nğ pagpasa Turco,
ang aquing bendicion nğayon, ay camtan mo
tiuasay mong datnin ang ninanasa mo.
Principe Reynaldo sa pahintulutan
saca ang bendicion sa ama ay camtan,
lumacad na sia,t, tinungo ang pacay
halos na lumipad nitong paglalacbay.
Habang lumalacad ang sumasa-isip
nğalang Floresinda,i, hangad na masapit,
hindi dinaramdam ang hirap at saquit
nitong paglalacad sa daang di batid.
Ano pa,t, sinapit yaong cabunducan
na sacop nğ Turquia Imperiong calachan,
itong si Reynaldo,i, humanap pagcuan
nğ bahay na cania bagang matuluyan.
Ang damit principe,i, itinagong tiquis
pinailaliman nğ villanong damit,
cauangqui nğ turco nğ hindi mabatid
na sia,i, binyagang doo,i, nacasapit.

Doon na tumira,t, naquisamang tunay
sa mga villano,t, pastores na tanan,
nguni,t, hangang doon sa bundoc at parang
dilag ng Princesa ang laguing usapan.

Lalong tumitindi sa puso at dibdib
ngalang Floresinda cung siang marinig,
caya nga,t, uala ng ini-isip-isip
cundi itong daang Princesa'i, masilip.

Lisan si Reynaldo sa bundoc at parang
sa mga villano ng paquiquibagay,
igaui ang sabi sa daquilang Sultan
na cay Floresinda amang mapalayao.

Sa daquilang lugod niaong Sultang ama
sa guilio na anac na si Floresinda,
ang tanang Sordanes consejerong lahat na
niyayang maglibang sa bundoc at villa.

Ang irog cong anac ay isamang tunay
parang paghahandog nitong calulugdan,
at upang malubos ang caligayahan
sa ingat na saya ng bundoc at parang.

Inanyayahan na ang bunying Princesa
sa tahanang torre nitong Sultang ama,
ang tanang Sordanes consejong lahat na
casama sa lacad sabihin ang saya.

Ano pa at yaong bundoc caparangan
naguing paraiso sa nangag si datal,
pagca,i, nalimot sampung cagutuman
tua sa paghabol sa usang sungayan.

Sa gayong nangyari ang bunying Princesa
tambing nahiualay sa mga casama,
lugod sa hinabol na nabungong usa
napalayong lubha siya,i, napag isa.

Sa gayong paghabol ng Princesang mahal
nauala sa puso ang capanganiban,
sa casamaang palad sia,i, natagpuan
ng dalauang tigreng sa bangis ay sacdal.

Biglang hinandulong ang bunying Princesa
ng̃ dalauang tigre,t, pagsilin ang tica,
dito na naghamoc ng̃ catacataca
ang lalong bayani tantong maguiguicla.
Caquilaquilabot ang dalauang tigre
sa armas na cucong pamatay na dati,
ng̃uni,t, ang Princesa,i sa pamamayani
licsing manandata huad sa Principe.
Ng̃uni at sa luat nitong paglalaban
Princesa,i, nanghina niaong capaguran,
baquit nagcalahoc ang gutom at uhao
lacas ay nauala at mapipirpilan.
Sa gayo,i, nanimdim ang bunying Princesa
dito sa calaban na tigreng dalaua,
ganito ang daing ó santo Mahoma
ilauit ang aua at aco,i, iyadia.
Ng̃alan ni Mahoma ng̃ siang masambit
ang dalauang tigre,i, nag ulol ng̃ bang̃is,
lalong di nagtahan ng̃ pamimiyapis
daig ang halimao vivorang mabagsic.
Palad nga lamang at lang̃it ang sia
nagligtas sa gayong pagcapalamara,
pagcat di malayo,t, malapit na sadia
sa tinatahanan ni Reynaldo baga.
Ng̃ oras na yaon nagcataon naman,
itong si Reynaldo,i, nag lilibang-libang
sa lugar na yaon nama'y natagpuan
ang bunying princesa,i, naquiquipag laban.
Ano,i, sa maquitang abutin ng̃ suliap
ang dalauang tigre tao ang calamas,
sa nasang magtangol nagmadaling agad
ng̃ macasaclolo sa mapapahamac.
Aniong malalapit napagmalas nia
ang himalang diquit ng̃ bunying princesa,
cumutog sa loob ito at di iba
ang cometang ilao sa Imperiong Turquia.

Caya,t, dinaluhong at biglang lumapit
sa di nagtitiguil ng̃ pamimiyapis,
princesa,i, nahapay aniong malalapit
at napipilan na ng̃ dalawang ganid.

Acmang isasaclot sa princesang mahal
ng̃ dalauang tigre ang cucong pamatay,
siang pagsagasa nitong bagong datal
lobong nagugutom ang siang cabagay.

Sabihin ang dahas ng̃ pamamayani
nitong nacadalo na anac ni Marte,
di nag quisap mata,i, ang dalauang tigre
nang̃a gumong bangcay hining̃a,i, naputi.

Sa naquitang dahas ng̃ Princesang mahal
dito sa Villano laquing pagcamaang,
caya,t, ang uinica,i, pastor na marang̃al
maganti co caya ang ganitong utang.

Quiniquilala co sa oras na ito
yaring aking buhay ay utang sa iyo,
sa tapat na loob at lacas tapang mo
ano cayang sucat na icabayad co.

Tugon ni Reynaldo dakilang princesa
cometang sumilang sa Imperiong Turquia,
ang paris cong pastor na tubo sa villa
dapat ang magsilbe sa bunying corona.

At bukod sa rito,i, princesang marang̃al
lang̃it ang may utos sa sino,t, alin man,
ang mapapahamac dapat abuluyan
itangol at siang utos catampatan.

Sucat na sa aking princesa cong poon
ang aco,i, nasabing sa iyo,i, nagtangol,
sa isang bulisic at hamac na pastor
palad na malaqui ang masabing gayon.

Tinipid na cusang hindi magpamalay
na siya,i, principe anac haring mahal,
ng̃uni at ang puso ay pinag hiluman
ng̃ alab ng̃ sinta sa gayong carictan.

Ñgunit ang princesa,i, hindi naca imic
dito sa villanong mña pagsusulit,
puso ay inacay niaong pagca dulit
sa magandang asal at ayos na tindig.

Datapua,t, sumagot ang bunying princesa.
daquilang villanong sa aqui,i, nag adia,
ñgayon sa utang co loob mong paquita
abot at damutin itong aquing banda.

Itong bandang ito,i, siang tandang tunay
nğ pagliligtas mo sa daquilang utang,
sa pag aadia mo nitong aquing buhay
na dapat gantihin sa capanahunan.

Itong si Reynaldo,i, inabot pagdaca
ang bandang caloob nğ bunying princesa,
pinasalamatan tuloy hinagcan pa
nğ laquing paggalang at pag suyo nia.

Ani Floresinda sa sarili lamang
di taong mababa ang ganitong asal,
at saca sa tindig cung cahit pastor man
ang pusong tahimic ay aanyayahan.

Ñguni,t, ang uinica nğ bunying princesa
villano,i, paalam at malisan quita,
pagca tiualag co,i, tantong malaon na
inip na banta co ang poong cong ama.

Pagca uicang gayon princesa ay nalis
abang si Reynaldo,i, na pipi sa saquit,
uica sa sarili palad co,i, magtiis
at ñgayo,i, panahong candunğin ang hapis.

Doon sa pag lacad nğ princesang mahal
ang iniuang pastor ay di malimutan,
dito nasalubong yaong caramihan
na mña Sordanes at sampu nğ Sultan.

Pagcat ang Princesa,i, mulang matiualag
sa mña consejo at Sultang may galac,
hindi naghuhumpay nğ mña paghanap
na hinahalughog ang parang at gubat.

Sa daquilang hapis nitong amang Sultan
sa naualang anac na napahiualay,
nilabnot ang damit na nasa catauan
balbas ay binatac sa malaquing lumbay.

Pagcat inacala na hindi sasala
napatay ng̃ hayop ang bunying Princesa,
tantong di malayo pagca,t, napagisa
at napahiwalay sa mg̃a casama.

Sa hindi maquita,i, pauang tumatag̃is
itong amang Sultan at lahatn grandes,
caya para mandin nabucsan ng̃ lang̃it
nitong pagcaquita sa anac na ibig.

Naguica ang Sultan bunsong Floresinda
sabay ang sapupo baquit nauala ca,
aco,t, ang consejo,i, tantong napagal na
ng̃ mg̃a paghanap ay dica maquita.

Ani Floresinda'y amang mapalayao
ang napagsapit co ay iyong paquingan,
ng̃ cayo,i humabol ng̃ usang sung̃ayan
sa puno ng̃ cahoy aco ay naiuan.

Biglang sa daraan yaong isang usa
ay aquing sinundan hinabol pagdaca,
sa catuaang co di na ala-ala
ang capang̃aniban sa hayop na iba.

Ng̃ madadaquip co ang usang sinundan
signos co na yata,t samang capalaran,
ang dalauang tigre biglang sa lilitao
aco,i, hinandulong at pinagtulung̃an.

Sabihin ang licsi,t, tapang na di hamac
ng̃ dalauang tigreng aquing nacalamas,
na naguunahan niyaong pagsambilat
sa aquin at aco,i, mapatay ang hang̃ad.

Aniong sasaclutin ng̃ cucong matalas
ang aquing catauang hapo na sa hirap,
siang pagsagasa cagandahang palad
ng̃ isang villano cay Marte ay huad.

Biglang sinagasa ang dalauang tigre
nitong nacadalo na anac ni Marte,
sa lacas at tapang ang lalong bayani
ay mananaghili sa taglay na licsi.

Camay na bayani hindi man nangalay,
ang dalauang tigre nanagumong bangcay
cundi nagcagayon ay uala ng daan
na matuntungan pa ang torreng nilac-han.

Sa daquilang utang na napagquilala
sa pastor na yaon sa aquy'i nag adia
naguing cabayaran ganti sa cania
hias co sa dibdib mariquit na banda.

Matanto ang gayon nitong amang Sultan
buhay ng princesa na pinag daanan
at ang pagcaligtas sa capanganiban
ang santo Mahoma'i pinasalamatan.

Malaqui ring aua ni Mahomang santo
sa gayong sacuna na dinaanan mo,
at ang icalaua,i, doon sa villano
cung narito sana,i, dapat gantihin co.

Caya ang uica co consejos cong tanan
tayo ay umui na,t, iuan itong parang,
cung tayo,i, dumating sa palacio real
gauin itong fiesta pasalamat bilang.

Siya ng paguui sa Real Palacio
ng Sultang may lugod at mga Consejo,
capag dating nama'y guinaua na rito
ang daquilang fiesta cay Mahomang Santo.

Ang fiestang guinaua ay ng matapos na
bilang pasalamat sa santo Mahoma,
isinunod naman ang malaquing saya
sa pag totorneo sa bunying Princesa.

Caya't nag pabando ang daquilang Sultan
sa loob at labas ng Turquiang calachan,
mahal man at mura,i binibigyang lugar
na macalalahoc at pinapayagan.

Yao'i siang yari sa calac hang junta
gran Sulta'i pirmado't consejong lahat na,
sa torneong ito mahal man at mura
na magtatagumpa'i cacamta'i princesa.
Ang mña correos tambing pinalacad
sa mña Imperio,t, iba,t, ibang ciudad,
balang macatanto,i, pauang nagsigayac
tinuñgo ang Turquia sa princesang dilag.
Capagcabalita ñg gayong torneo
hinahalo mandin ang mña villano,
anopa,t,gumayac tungcol bagongtao
magsasapalaran sa daquilang premio.
Caya,t, hangang villa na tinatahanan
nitong si Reynaldo,i, umabot ang iñgay,
pagca,t, ualang tigil na mña usapan
ñg mña binatang nagsisipag lacbay.
Ang gayon balita ano,i, sa matatap
nitong si Reynaldo tambing na gumayac,
guinanyac ang puso ñg mña paglacad
ñg pagpasa reyno dating hinahañgad.
Datapua sia,i, nag iba ñg soot
damit Argelino na pastor sa bundoc,
di naghantong hantong sa Imperio,i, nasoc
ang nagbalatcayong matimtimang loob.
Ñg sia,i, dumating sa palacio real
agad naquihalo,t, sia,i, naquipisan,
sa capua villanong nañgaroong tanan
sa torneong gayac ay nañgag aantay.
Ñg mahalo nañga itong si Reynaldo
sa nagcacapisan na mña villano,
anang isat-ysa'i itong Argelino
cung cahit pastor ma,i ticas na guererro.
Mana'i sa duruñgao ang bunying monarca,
itong si Reynaldo'i tinamaang mata,
ang Sulta,i, nauiling pinanood sia
sa tindig at quias cahit taong mura.

Ngalan nia,i, tinanong niaong buning Sultan
tuloy pinapanhic sa palacio real,
ang unang usisa'i icao taga saan
alin ang reyno mo na pinangalingan.
Tugon ni Reynaldo gran Sultang mataas
sa usisa mupo na cung saan buhat,
sa reyno ng̃ Argel isang taong hamac
capag cabata na,i, quinaguisna,i, gubat.
Caya naparito,i, ang boong dahilan
nais na mag silbe sa iyong calachan,
ang paris cong imbi nagsasapalaran
mag tamo ng̃ palad cung may capalaran.
Anang Emperador cung gayon ania
sa itutungcol co ay tumalima ca,
doon ca lumagui sa jardi,t, laguerta
maguing Ortelano sa mg̃a sampaga.
Hangang di dumating ang taning na arao
ng̃ pag totorneo sa plasang calac-han,
ay jardinero cang aquing inihahalal
ang tanang macetas muna,i, alagaan.
Tugon ni Reynaldo,i, gran Sultang mataas
sinong imbi caya ang di pasalamat,
ang cababaan co,i, pinapaguing dapat
tumangap ng̃ iyong mahalagang ling̃ap.
Saca napa alam sa bunying Monarca
itong si Reynaldo,i, nag tuloy pagdaca,
sa naguing tungcol nia na jardi,t, laguerta
na pag aalaga sa mg̃a sampaga.
Inumpisahan na yaong pag didilig
pag gusad ng̃ damo,t, mg̃a pag lilinis,
ualang pinag ibhan sa isang bulisic
parang penitencia dahil sa pag ibig.
Sa sarili nia,i, ang tinatauagan
Floresindang nihag niaring catauhan,
dico iniinda yaring capaguran
sa pagnanasa cong maquita ca lamang.

Masdan mo princesa itong pag titiis
di'carapat-dapat ang ganitong saquit,
nguni't dico naman maguing hinanaquit
ang lahat ng ito,i, gaua ng pag ibig.
Ngun'it ang isa pang ala-alang hirap
ang calagayan co cung iyong matatap,
na aco'i binyagan banta co'i sasaclap
sa mahal mong puso,i, maguiguing camandag.
Sa handang torneo aco,i, manalo man
at saca matanto na aco'i binyagan,
ay hindi malayo sa galit ng Sultan
sa gaua cong daya aco ay hatulan.
Ito ang matinding ala-alang saquit
guinaua ng aquing puhunang pag ibig,
lason sa puso co't malayo sa nais
ang aquing pag sinta,i madaan sa caliz.
Sa binulong-bulong hangang nag gugusad
catauang sarili ang quinacalasag,
biglang napatiguil pagcat namanaag
pumasoc sa hardin ang himalang dilag.
Itong Ortelano pagdaca'i nagtindig
sumalubong siang nacahaluquip-quip,
tantong cagalangan ang siang guinamit
bigyan po ng tua oras na tahimik.
Laquing capalaran ng jardineria
pagparito mo po mahal na princesa,
ang sampaga,t, jasmin na mga maceta
pauang nanariua at nagcamit saya.
Tugun ng princesa,i, salamat sa iyo
sa bigay mong onra icao ri,i, magtamo.
nguni,t, icao yata,i, halal ng ama co
dito sa laguerta,i, maguing ortelano.
Sagot ni Reynaldo,i, princesang mataas
ang iyong usisa,i, siang tantong dapat,
sa caruc-haan co,i, siyang minarapat
maguing ortelano laqui co nang palad.

Cung gayon ang uica ng̃ princesang mahal
ang tanang macetas huag pabayaan,
alin mang sampaga,t, mababang̃ong rosal
sa culang ng̃ dilig ang icamamatay.

Ng̃uni at sa gayon nilang paguusap
ang bunying princesa,i, tantong nagmamalas,
ortelanong ito,i, caisa ng̃ ticas
ng̃ abang villanong nagligtas sa hirap.

Tantong di malayo cung aquing uariin
sa magbucang bibig quilos ay gayon din,
at saca sa quias ay pinilas mandin
ng̃uni,t, ito nama,i, morong taga Argel.

Ang gayo,i, pinaram sa sariling isip
at ang cabaitan ang pinapaniig,
pang libang na sabi ang ipinagsulit
macetas ay huag papatdan ng̃ dilig.

Nuni,t, ortelano ang isa cong say-say
sa itatanong co iyong pagtapatan,
na hindi sasala,t, marahil ay icao
nag adia sa aqui sa bundoc at parang.

Sa mg̃a calaban na dalauang ganid
tigreng matatapang na lubhang mabang̃is,
icao ay caisa sa quias at tindig
niaong villanong nagligtas sa saquit.

Tugon ni Reynaldo,i, princesang daquila
layo po ng̃ inyong isip sapantaha,
sa reyno ng̃ Argel doon aco mula
cung magcagayon po,i, bilang sa himala.

At bucod sa roon malayong mangyari
ang lagay cong ito,i, pumatay ng̃ tigre,
ang hayop na yaon ay lubhang bayani
daming hinahalay ay aco pang yari.

Cung gayon ang sagot anitong princesa
ortelano,i, dingin cundi caman siya,
ualang sala mandin at calulua ca
ng̃ aquing biniguian ng̃ ing̃at cong banda.

Pagcauicang gayon princesa ay nalis
sa jardi,i, lumabas at sa torre,i, nanhic
iniuang Reynaldo,i, naumid sa saquit
hindi matumpacan ang gagauing capit.

Nğuni,t, ito namang bunying Floresinda
itong ortelano,i, buhat nğ maquita,
di napapanatag puso,t, ala-ala
at ang jardinero ang bumabalisa.

Baquit nagtatalo sa caniang loob
cung yaon ay hindi ang Villanong irog,
cundi Argelino ang caniang suot
sia nğa,t, di iba ang nihag na lubos.

O baca sacaling sia,i, naglilingid
nagbabalatcayong nagiba nğ damit,
di naman tutugot yaring aquing dibdib
itong lihim nia,t, cung di co mabatid.

At cung baga,t, sia ang pastor cung guilio
ang pagcacaila ano at gagauin,
panahon na nğayon dapat con gantihin
nğ utang sa iyo nğ buhay cong angquin.

Dapua,t, cung icao ang casing Villano
at aco ang sanhi nğ pag parito mo,
aco,i, umaasa sa lacas tapang mo
sa torneong gayac ang victoria,i, iyo.

Cung baca sacaling hindi magcapalad
dangal sa torneo sa iba malipat,
ito ang matinding papasaning hirap
sa cacasamahing esposong masaclap.

Lisan ang panimdim nğ bunying princesa
abang si Reynaldo,i, siang ipagbadia,
sa arao at gabi,i, iniisip niya
paraang gagauin sa cay Floresinda.

Isang hapo,i, caguiat ay ang naisipan
nitong si Reynaldong tigib calumbayan,
ang sumulat sia,t, nais na acala,i,
sa bunying princesa,i, ipadalang tunay.

Pagdaca,i, guinamit ang tintero,t, papel
umupo sa isang bangquete ng̃ jardin,
sa puno ng̃ isang mahalagang clavel
ay doon sumulat itong lipos laguim.

Sa unang talatá,i, doon inilagay
ng̃alan ng̃ Princesang pang̃ulong carietan,
saca isinunod na isinalaysay
daing at pagsamo ganito ang say-say:

Naquiquilala cong icáo po,i, Aguila
badha at ilao sa Imperiong Turquia,
di sucat alayan at hainang sinta
lalo,t, sa paris cong taong imbi,t, mura.

Oo ng̃a Princesa batid co na,t, tanto
itong cababaan ng̃ hamac na tanso,
na di nababagay isama,t, ihalo
sa isang mataas at uri ng̃ guinto.

Ng̃uni,t, caya lubos ang dilag cung tingnan
ang taas ng̃ guinto na inengastihan,
caya nabuboo ang caliuanagan
ang mababang tanso ang siyang panghinang.

Ito,i, siyang hibo butihing Princesa
ng̃ lagmac na puso at hapo sa dusa,
ibang̃on sa ling̃ap at habag mong dala
yaring aping-api na aquing pagsinta.

Aniong calahati ang lagay ng̃ sulat
nitong nacatung̃ong lipos ng̃ bagabag,
mana,i, nagcataon pumasóc nacaguiat
sa jardin ang bunying Princesang marilag.

Pumasoc sa jardi,t, nililing̃ap niya
itong ortelano,i, nais na maquita,
sa puno ng̃ clavel tinamaang mata
nacayuco,t, hauac sa camay ang pluma.

Ano,i, sa maquita ng̃ Princesang mahal
na may sinusulat itong pinapacay,
tambing na lumapit at nagdahandahan
hang̃ad na matanto ang lihim na liham.

Itong nagmamasid lumagay na caguiat
sa dapit licuran nitong sumusulat,
ang nañgalalama,i, ng̃ mapagtalastas
Princesa,i, nadulit puso ay guinalac.

Ng̃ matapos na ng̃a na mabasa nia
itong sinusulat na mg̃a silaba,
Princesa,i, lumayo at cumubli sia
sa malayong rosal at mg̃a sampaga.

Ng̃ inaacalang mayayari naman
Princesa,i, lumapit namang dahandahan,
puso,i, nalulugod sa baua,t, matingnan
matamis na sabi ang binibitiwan.

Tuing matutunghan nitong nanunuboc
itong sinusulat na pauang himutoc,
ang balang talata,i, pauang tumatagos
sa caniyang dib-dib ang sinta,t, pagirog.

Itong nacayuco,i, hindi nagtatahan
nitong g[illegible] [illegible]inagauang cartang caraiñgan.
sa acala,i, uala [illegible] na nacamamalay
bago.i, talastas na n[illegible]itong pagbibiguiyan.

Sa gayon ng̃ gayon itong nanunuboc,
na capag nabasa,i, cucubli sa suloc,
puso,i, dinadarang ng̃ malaquing lugod
sa talatang lagda na pauang pagirog.

Itong sumusulat aniyong matitiguil
at ang idudugtong ang pinaglilining,
ay may cumalatis mana,i, sa linguin
maquita,i, Princesa bagong dumarating.

Ano,i, sa maquita,i, itiniclop agad
at ipinamulsa ang guinauang sulat,
hiya sa Princesa baca matalastas
cagagauan niyang lihim na pagliyag.

Sa tamaang titig ng̃ bunying Princesa
ang guinauang sulat ay ipinamulsa,
nagcunua ay galit ang uica,i, halica
iyan ang gaua mo dito sa laguerta?

Anong sulat iyang iyong inalihim
na itinago mo ng̃ aco,i, dumating,
sa gaua mong iyan cung aquing isipin
may caululan cang gauang di magaling.

Tugon ni Reynaldo Princesang marang̃al
sulat mong naquita,i, uala pong anoman,
guinaua co ito,t, parang nag lilibang
nag silbeng pamaui nitong cahirapan.

Sa sagot na ito,i, lalong nagpaquita
ng̃ malaquing galit ang bunying Princesa,
pag di ibinigay ang guinauang carta
ay malapit sa iyo ang malaquing dusa.

Nahan ang sulat mo sa aqui,i, ibigay
ng̃ aquing matanto ang boong dahilan,
tugon ni Reynaldo Princesang marang̃al
ipagpatauad mo,t, uala pong anoman.

Ani Floresinda,i, aba taong oslac
sa sagot mo,i, hindi malayong magsucab,
pagca uicang gayon biglang sinambilat
dinucot ang bulsa,t, inagao ang sulat.

Itong inagauan hindi naca imic
sa malaquing hia sa gayong nasapit,
oo,t, sa Princesa,i, hang̃ad na mabatid
ng̃uni,t, di sa gayon madaan sa galit.

Maagao ang sulat binucsan pagdaca
nagpapacanuari bago,i, talastas na,
di nagcalahati nilucos pagdaca
at sa Ortelano,i, ganito ang badia.

Aba taong lilo aco palang tunay
ang padadalhan mo ng̃ gaua mong iyan,
di cana nacutia sa sarili lamang
sa calagayan mo,t, sa iui cong dang̃al.

Marami ang uicang purong masasaquit
muc-ha,i, namumula sa malaquing galit,
ng̃uni datapua cunua ay aalis
habag at pagirog siyang gumiguiit.

Sa malaquing galit na ipinaquita
dito cay Reynaldo ng̃ bunying Princesa,
pinag punit punit ang guinauang carta
at sa Ortelano,i, ganito ang badia.

At saca naguicang hayo at pulutin
ang pirapirasong nagcalat na papel,
at cung matanto pa ng̃ ama cong guilio
ito,i, di malayong ang ulo mo ay putlin.

Nagcalat na papel tambing na pinulot
nitong si Reynaldong matimtimang loob,
datapua at sia ay pinanonood
ng̃ may balatcayong galit sa pagirog.

Hangang pinupulot minamasdan sia
ng̃ may taglay habag na si Floresinda,
ng̃uni sa sarili ang uinica nia
ito,i, dugong mahal at di taong mura.

Ng̃uni,t, ang uinica,i, lilong Ortelano
sa aqui,i, sabihin tunay na ng̃alan mo,
anang tinatanong Princesang poon co
isang taong imbi tauag ay Reynaldo.

Cung gayon ang sagot anitong Princesa
sa hinadhica mong sa aqui,i, pagsinta,
sa torneong handa ay maquiquilala
aquing tinatangap cung magvivictoria.

Ito ang sagot cong sucat na asahan
at aco,i, Princesang iisa ang say-say,
mahal man at mura capag nagtagumpay
sa larong torneo esposo cong tunay.

Pagca uica nito,i, Princesa ay nalis
taglay ang hitchura na malaquing galit,
ng̃uni,t, laquing aua sa puso at dib-dib
sa guinaua niang pag halay natiquis.

Itong si Reynaldo,i, ng̃ mapag isa na
sa tinatahanang tungcol na laguerta,
nag uicang casabay ang buntong hining̃a
di anong gagauin ¡ó bunying Princesa!

Ñgayon maquiquita ñg ama mong Sultan
at icao Princesang pinag hihirapan,
ang naguing sagot mong sa aqui,i, iniuan
dami ñg morisma na mahihirapan.

Gayon ang taguri nitong lipos dusa
sa quinacausap na mña sampaga,
ang taning na arao nama,i, dumating na
ñg pagtotorneo sa guitna ñg plaza.

Nañgageatipon na sa plaza ang tanan
na mña guerrerong iba,t, ibang bayan,
sari-saring nacion ñg hindi binyagan
ang nañgaroroong pauang mña mahal.

Ano pa,t, nagtagpo sa Imperiong Turquia
ang mña bayaning datihan sa guerra,
Arabes, Marruecos dumatal na sadia
at Abencerages Reynong iba,t, iba.

Ang bunying Princesa,t, bantog na gran Sultan
na sa isang piling laang panooran,
na may mña dama na umaagapay
señores na pauang sa dilag ay sacdal.

Diquit ñg Princesa ay ñg mapagmalas
ñg tanang guerreros na natatalatag,
ay nañganunumpa sa hauac na armas
buhay ang puhunan sa ganda at dilag.

Pinagcaisahan ñg lahat ñg grandes
Principe at Hari sampung mña Marques,
mantenedor nilang hahatol sa lihis
ang cabalitaan na si Grantamantes.

Itong mantenedor na ipinalagay
tumayo sa guitna,t, alpange ang tañgan,
at saca nañgusap sa nagcacapisan
dingui,t, unauain ninyong calahatan.

Ang sino man sia na maquiquilamas
ay huag lalactao sa ugaling lacad,
tambing ang parusa sa balang magsucab
ang mauallang buhay dina mahahanap.

At cayo,i, gayon din na mg̃a Villano
na may mg̃a tulot na lumahoc dito,
sa ugaling mahal ay susunod cayo
sa utos ng̃ armas na asal guinoo.
Sa ito,i, matapos nang̃usap ang Sultan
bunying mantenedor ang paseo,i, mulan,
nag orden pagdaca itong inutusan
sa nang̃alilimping caballerong tanan.
Ang pagpapaseo,i, ano,i, sa matapos
itong mantenedor caguiat na nagutos,
ang bunying Principe na taga Marruecos
ng̃ayon ay paguitna,t, mili ng̃ cahamoc.
Anaqui,i, binuhat itong inutusan
tumayo sa guitna,t, ang pica,i, tinangnan,
labas ang uinica ang balang may tapang
nais magcapuri sa Princesang mahal.
Ang paghamong ito ano,i, sa marinig
ng̃ Sultan sa Argel pagdaca,i, nagtindig,
talad ang uinica Principeng malupit
ng̃ maquilala mo ng̃alang Abencerec.
Uica ng̃ Principe huag cang mang̃ahas
iuan ang pamansa,t, dagli sa pagtalad,
agad nagsagupa ang capua lacas
plasa,i, nililindol ang siang catulad.
Sa gayong batallang hindi nagtatahan
quinulang ng̃ palad ang calabang Sultan,
nahapay sa tayo siya,i, napipilan
sa dahas ng̃ caniang Principeng calaban.
Ng̃ magtagumpay na ang bunying Principe
dito sa calaban na Sultang bayani,
muli pang humamon ang ipinagsabi
labas ang sino mang ibig magcapuri.
Sa gayong paghamon ay di nacatagal
ang taga Africang Principeng matapang,
uica,i, Miramolin aco ay titigan
at ibabaui co ang puri ng Sultan.

Agad sinagasa sabay nitong sabi
itong naghahamong palalong Principe,
ang taga Marruecos sabihin ang licsi
daig ang vivora sa pamamayani.

Cung mañgag silucso nitong paglalamas
alipato manding napaiitaas,
alaboc sa plasa,i' nagsisilbing ulap
na nacatataquip sa mata nğ lahat.

Sa paglalabang ito na di nagtatahan
itong Africano,i, tambing napipilan,
humamon pang muli sa nagcacapisan
labas ang uinica ang lalong maytapang.

Nagtindig ang tatlo na Abencerages
sa gayong paghamon ay di nacatiis,
agad napaguitna saca nanibasib
ang cahalimbaua ang leon at tigres.

Dahas nğ Princepe ay pinanguilalasan
ang tatlong nagtulong ay di nacatagal,
matunog na sabi nğ bunying Gran Sultan
ipag viva ninyo itong nagtagumpay.

Nğ ito,i, marinig nğ buniying Princesa
viva ang sigauan sa guitna nğ plaza,
ganito ang uica ama,i, hintay muna
ang mğa Villano,i, di nalulual pa.

Cung di nagcagayon tangca ni Reynaldo
na di pinalabas ang mğa Villano,
ay paguiguitna na sucdang magcagulo
sana,i, aagauin dito sa nanalo.

Sa gayong sansala nğ bunying Princesa
ang Sulta,i, umayon caya nğa ang badia,
piguilin ang sigao nğ nañgagviviva
ang manğa Villano,i, palabasin muna.

Anang mantenedor na ipinagsasay
ang mğa Villano ang lumabas naman,
dito ay paguitna mili nğ calaban
icao Ortelano Argelinong tunay.

Sia ng̃ pagtindig nitong si Reynaldo
sapagca ng̃a,t, sia yaong Argelino,
at saca humamon sa mg̃a Villano
labas ang sino man ibig magcapremio.

Ng̃ cay Floresindang maquita,t, mamalas
ang nasasaguitna ang casi at liag,
uica sa sarili ng̃ayon matatap
ang inalihim mo ay masisiualat.

Sa aquing usisa uica mo,i, hindi ca
irog cong Villanong biniguiyan ng̃ banda,
sa paquiquilamas ay maquiquilala
lacas mo sa tigre na aquing naquita.

Sa gayong paghamon nitong si Reynaldo
caguia,t, na nagtindig ang isang Villano,
ang uica ay hintay lilong Argelino
aco ang susuboc ng̃ pang̃ang̃ahas mo.

Nagsagupa na ng̃a tambing na naglamas
pastor Argelino,i, sabihin ang lacas,
isang tabig lamang ang quinacalamas
nalagpac sa lupa sa hia,i, nasadlac.

Muli pang humamon itong si Reynaldo
sa nang̃apipisan na mg̃a villano,
magdala-dalaua o mag tatlo-tatlo
o cung dili caya,i, mag ubos na cayo.

Pauang nang̃a galit yaong caramihan
ang lima,i, nagtindig at pinagtulung̃an,
itong Argelino,i, pinanguilalasan
ang balang lumapit sa lupay nahapay.

Sia ng pagtindig ng̃ tanang villano
at pinaglahatan itong si Reynaldo,
ang cahalimbaua ay tropang nagulo
daming na bubual at napapatacbo.

Sa nang yaring ito,i, pinanaghilian
lacas ni Reynaldo sa paquiquilaban,
sampung mg̃a Hari Principes na tanan
ay nagsipang̃amba at quinilabutan.

Anang isa,t, isa,i, ang pastor na ito
ang lacas ay higuit sa mğa guerrero,
hindi nababagay sa isang villano
sa pananandata,i, daig si Apolo.
Ang bunying gran Sultan malaqui ang galac
lalo ang Princesa parang binubuhat,
tinibay sa pusong hindi malilinsad
ualang iba,t, ito ang sa aqui,i, nihag.
Caya,t, sinisisi ang sarili nia
ang uica sa loob nğ bunying Princesa,
Reynaldo cong guilio baquit caya baga
tigas nğ loob mong dica paquilala.
Sa gayong batalla,i, uala na isa man
na humarap doon at nahintacutan,
may famang Principe nagtindig pagcuan
at sa mantenedor ganito ang saysay.
Bunying mantenedor aco,i, bigyang tulot
gayon sa gran Sultan dito,i, nanonood,
aco po,i, payagan na siang sumuboc
sa abang villano,i, maquiquipaghamoc.
Ang hiling na ito ay di tinanguihan
nitong mantenedor na sila,i, maglaban,
tumayo sa guitna,t, saca tinauagan
na si Reynaldo ay hinamong tunay.
Mananalong pastor ang uica,i, halica
quita naman nğayon ang siang magbaca,
at upang malubos ang cacamtang fama
sa aquin o icao ang mag vivictoria.
Itong hinahamon nagtindig pagcuan
at sa mantenedor nagbigay nğ galang,
gayon din sa lahat na nagcacapisan
pagca,t, sia,i, duc-hang maquiquipaglaban.
Uica nğ Principe villanong bulaan
bunot ang espada,t, ang mata,i, talasan,
ito,i, siang hanga nğ lacas mo,t, tapang
buhay mo sa lupa ay siyang cahanganan.

Tugon ni Reynaldo ay hindi co nais
sa isang Principe tumalo,t, dumaig,
lalo,t, sa para mong may fama ng̃ quipquip
cahinahinayang sacaling maamis.

Cung caya co uica Principeng marangal
di cumiquilala ang espadang tang̃an,
pagcacaganito,i, ualang binubuhay
cundi supilin ang lalong may tapang.

Sa uinicang ito,i, biglang nanibasib
ang bunying Principe mata,i, ng̃ lilisic,
dina hinumpayan tagang sanibsanib
itong si Reynaldo,i, patain ang nais.

Ng̃ cay Reynaldong matanto.t, maquita
ang caniang buhay alisin ang tica,
hinigpit sa camay hauac na espada
pag-ing̃at Principe ang ipinagbadia.

Nagsagupa nang̃a ang capua tapang
dalauang bayani hindi naghiualay,
ng̃uni,t, ang Princesa,i, parang lumulutang
sa guitna ng̃ dagat ng̃ capang̃aniban.

Ng̃uni,t, nagcaroon ng̃ tua ang loob
ng̃ maquita niang sa lupa,i, nagsabog,
ang tanang baluti ng̃ Principeng bantog
na nang̃a mumunglay tuing magdadaop.

Itong nag lalabang hindi nagpupucnat
at mg̃a sacsacang ubusan ng̃ lacas,
ibang nanonood ay nang̃agsilayas
nasindac sa gayong mg̃a paglalamas.

Guinulpeng tinaga nitong si Reynaldo
ay di nailagan ng̃ Principeng moro
nasaguip ang hita tumaos sa buto
at ang dinaana,i, putol na parcho.

Anopa,t, nalagpac sa plaza ang dang̃al
putol na cabayo,t, hitang naghiualay
tanang nanonood ay nahintacutan,
sa ganoong lacas nilang napagmasdan

Sa hia ng̃ lahat ay pauang nagtindig
ang nang̃atitipong mg̃a torneantes,
at paglalahatan ang canilang nais
sa villano,i, cunin ang dang̃al na quip-quip.
Bunying si Reynaldo ng̃ ito,i, makita
sia,i, cucub-cubin sa guitna ng̃ plaza,
espada,i, hinigpit at saca nagbadia
mang̃agubos cayong dito,i, lumabas na.
Liban sa gran Sultan at himalang dilag
tumiting̃in dito sa plaza ng̃ galac,
cayong calahatan pagculang ng̃ palad
mg̃a buhay ninyo ito na ang uacas,
Dito na quinubcob sa calaguitnaan
itong si Reynaldo ay paglalahatan,
manang sa Princesang ito ay matingnan
ipinasansala sa amang gran Sultan.
Ani Floresinda,i, uala sa matuid
ang inacala ng̃ lahat ng̃ grandes,
mayapa,t, Villano aapihing tiquis
di na tutuntunin ang utos ng̃ leyes.
Ang bunying gran Sultan siyang pang̃ung̃usap
sa nang̃ag aalsang caballerong lahat,
cayo,i, magsi himpil isalong ang tabac
at uala sa utos ang ganyang hang̃ad.
At saca nag uicang ipagviva ninyo
iyang nagtagumpay na Ortelano co
isa man ay ualang sumunod na tao,
ni hindi tumugtog ang mg̃a musico.
Sa nangyaring ito,i, ang puso ng̃ Sultan
ay gulong di hamac at di maisipan,
ang gagauin niyang bagay at paraan
hamac na Villano,i, siyang nagtagumpay.
Naguica ang Sultan sa mg̃a consejo
at nang̃atitipon na mg̃a soldado,
mg̃a camahalan umurong na tayo
at mang̃agsipanhic sa real placio.

Nagulong torneo ay ng̃ matapos na
itong Ortelano,i, siyang nagvictoria,
malaqui ang lumbay ng̃ Sultang monarca
hamac na Villano,i, siyang nagcafama.
Nang̃ag sipanhic na sa real palacio
ang Sulta,t, Princesa ibang coronado
itong nagtagumpay na abang Villano
iniuan na nila,t, hindi asicaso.
Itong si Reynaldo,i, umui na naman
sa loob ng̃ jardin na dating tahanan,
ano pa at siya ay naquiquiramdam
nitong mangyayari at cahihinatnan.
Sa real palacio ng̃ natitipon na
lahat ng̃ consejo at grandes na iba,
pastor ay di dapat sa bunying Princesa
lahat ng̃ Sordanes ang magsisicontra.
Laquing casiraan ng̃ Turquiang Imperio
cung maguing gran Sultan ang villanong tao,
at hindi malayo sa mg̃a consejo
mang̃ag sitalicod sa corona,t, cetro.
Sa sinabing ito ang sagot ng̃ Sultan
aco ang bahala at naca-aalam,
sa aquing magusto sino ang susuay
ay nasasa aquin ang capangyarihan.
At saca tinanong ang bunying Princesa
nitong amang Sultan ang ipinagbadia,
tungcol sa torneong guinaua sa plasa
Floresindang bunso ay magpasiya ca.
Sagot ng̃ Princesa o amang poong co
ang yari sa junta ang sinusunod co,
mahal o mababa ang balang manalo
siang tatauagin tunay na esposo.
Hindi mangyayari ang sagot ng̃ Sultan
sa isang villano para mo,i, macasal,
at ayau pumayag ang consejong tanan
ang hamac na Pastor haring igagalang.

Mg̃a uicang ito,i, may lahoc na galit
caya,t, ang Princesa,i, hindi nagmatuid,
at ang ala ala baca bigyang saquit
guilio na villano ay apihin tiquis.

Sa lagay na ito,i, natiguil ang junta
naualang ng̃ yari sa isa at isa,
pumanhic sa torre ang bunying Princesa
nag pahing̃a naman itong Sultang ama.

Princesa,i, balisa,t, hindi matahimic
at ang Ortelano,i, lagui na sa isip
at pinaninimdim itong masasapit
itong inaapi na casi at ibig.

Caya naisipan ng̃ bunying Princesa
sia,i, pasa jardin at maquipag quita,
sa casing villano na bumabalisa
nasang ipatanto ang pag-irog nia.

Nanaog sa torre,t, tinung̃o ang jardin
na quinalalagian nitong lipos laguim,
ng̃ caniyang datnan itong guiniguilio
nacapang̃alumbaba,t, sa lang̃it ang ting̃in.

Tambing nilapitan ng̃ bunying Princesa
itong nacatayong parang estatua,
uica,i, Ortelano sa lagay mo,i, tila
may malaquing bagay na iniisip ca.

O baca ang dahil ng̃ pasan mong lumbay
dahilan sa fama inapi cang tunay,
uica co,i, panahon gugulin ang tapang
sucat na gamitin sa capanahunan,

Ang pinagsabihan tumugon ng̃ baquin
at gayon Princesa ang ipinagturing,
ang lahat ng̃ sigla sa aqui,i, pisanin
uala ring halaga at alipusta rin.

At sino sa mundo cung tao rin lamang
sa tinitiis co ang macatatagal,
sa sining̃ap-sing̃ap sa guitna ng̃ lumbay
ay ualang magauang sucat pang̃apitan.

Caya sa torneong guinaua sa plasa
ang aquing pag lahoc ay patiuacal na,
cung doon maputi ang tañgang hiniñga
di ang pasang saquit nama'y tiuasay na.

Sinabi mong fama,i, dico dinaramdam
pagca,t, ang buhay co,i, handog sa patayan,
ñguni,t, ang hirap co,i, higuit sa alin man
sa aquing pagcasing ualang cabuluhan.

Di magcacagayon anitong Princesa
ang icao ma'y duc-ha ay aapihin ca,
tugon ni Reynaldo yaon po'y tanto na
siang nauucol sa aquing pagsinta.

Caya po Princesa iyo pong abutin
mahalagang banda na lagac sa aquin,
ñg di ipagdusa ñg buhay cong angquin
sa pagcasing ualang sucat na tuñguhin.

Princesa,i, nadulit lumiñgon cunua
bago,i, inalihim ang natac na luha,
na di napiguilan ang bumugsong aua
dito sa timtimang nagpapaca-aba.

Sa malaquing habag ay hindi napiguil
ang natac na luha,i, hindi nailihim,
casabay ang uicang Reynaldo ay baquin
ang hinanaquit mo,t, tinatamong laguim.

Ang iyong halatin ang pagparito co
ualang ibang dahil cung hindi sa iyo,
aco ay Princesang iisang uica co
na ang mag victoria,i, siya cong esposo.

Sapagca ñga,t, icao siyang nagtagumpay
sa pagtotorneo sa plasang calac-han,
tangap at abutin yaring aquing camay
ñg pagcatotoong esposo cang tunay.

Sa gayo,i, banta co sino mang may hapis
lulucloc sa tua cung datnan ñg bihis,
Reynaldong may lungcot sa ito,i, marinig
tulad sa nasampa sa grado ñg laṅgit.

Dalauang magcasi tambing na nagcamay
tanda ng̃ canilang sintang pinagtibay
ualang pagcabaclas hangang nabubuhay
na di maglililo ang ali,t, alin man.

Dito nagpahayag ang bunying Princesa
niyaong caayauan ng̃ gran Sultang ama
sa iyo sapagca,t, taong mababa ca
alang̃an sa dang̃al at ing̃at cong onra.

Caya ang uica co Reynaldo cong buhay
sa panahong ito,i, dapat ang dag-dagan,
ang iniuing sigla lacas catapang̃an
sucat na gamitin pag dating ng̃ arao.

Sa uinicang yaon tanda ng̃ pag-ibig
muling quinamayan Princesa nay nalis
sa tinatahanang torre ay pumanhic
ang tua at lumbay ang nagcacalaquip.

At ang iniisip ng̃ bunying Princesa
paraang gagauin sa gran Sultang ama
ito ang matinding pinapasang dusa
na di magcauasto puso,t, alaala.

Sa dahilang ito,i, di icapalagay
pag isip ng̃ lalong gagauing paraan,
ng̃uni,t, si Reynaldo,i, lalong laquing lumbay
tungcol sa Princesang yaring salitaan.

Oo,t, catuaang ualang macatumbas
sa tinamong oo sa tinang̃ing dilag,
ng̃uni,t, sa gran Sultan malayong ipayag
cami ng̃ princesa,i, magcaisang palad.

Lalo,t, cung matanto yaring aquing lagay
ng̃ Sulta,t, Princesa na aco,i, binyagan,
di malayong ito ang siyang pagmulan
ng̃ landas na aco,i, bigyang cahatulan.

Ito ang magusot niyang pag-iisip
na di matumpacan ang gagauing capit,
di naman malang̃ap ng̃ caniyang dib-dib
na ipabahala sa talim ng̃ caliz.

Dito sa magusot na caniyang panimdim
halos di macuha ang gauang cumain,
ñguni,t, ang Princesa ang siyang sabihin
ang tañgang balisa,i, di icagupiling

Caya sumaisip ng Pincesang mahal
manaog sa jardi,t, muling dumalao,
sa caniyang sintang nasa pamamanglao
tica,i, aaliuin niyaong dalang lumbay.

Tambing na pumasoc ang bunying Princesa
sa sinadiyang jardin tahanan ng sinta,
nagcataon namang nagpapacial pala
itong si Reynaldo,i, nagalio ng dusa.

Ng cay Floresindang mapagmalasmalas
sa jardin ay uala ang casi at liyag,
nilibot ang madlang puno ng masetas
puso,i, linilibang sa mga bulaclac.

Sa magdamdam ngauit niyaong pangingitil
niyaong mababangong bulaclac ng jasmin,
sa pinacasilla bangquete ng jardin
ay cusang huminto,t, humilig na tambing.

Dito sa pagliemo at paghilig niya
casabay ang ¡Ay! at buntong hininga,
Reynaldo cong guilio baquit caya baga
sa tahanang jardin ngayon ay uala ca.

Di caguinsa-guinsa niaong pagca hilig
sa simo'y ng hangin Princesa,i, na idlip
ualang ano anó,i, siya,i, nanaguinip
ng catacot-tacot na di mapaglirip.

Aniong nangangarap itong nahihimbing
itong si Reynaldo ay siang pagdating,
may naquitang tao sa loob ng jardin
ng datnan ay sinta ang nagugupiling.

Tumayo sa siping at pinagmamalas
mahimbing ang tulog ng Princesang liag,
nagcataon naman siang pangangarap
nitong natutulog ang ipinahayag:

Sabing binitiuan binuca sa bibig
nitong ualang malay na nanaguinip,
Reynaldo cong guilio aco,i, iyong saguip
sa cabubuliran na balon ng̃ saquit.

Ng̃ cay Reynaldong matanto,t, mabatiag
bung̃ang tulog lamang ang ipinahayag,
ang nasoc sa isip niang minarapat
guilio na Princesa ay binyagang caguiat.

Pagdaca,i, guinamit yaong isang concha
sa balon ng̃ jardin ay itinabo na,
at saca lumapit sa casi at sinta
ang ulo,i, binusan at bininyagan na.

Guinaua ang boong catungculang gamit
nitong pag bibinyag sa ganoong guipit,
aeuan cung sinsay sa utos ng̃ lang̃it
na gauin ang gayon diman Sacerdotes.

At ang ining̃alan sa bunying Princesa
nitong pag bibinyag ang tauag na Maria,
ano,i, sa mabusan Princesa,i, muli pa
nang̃arap na muli ng̃ ganitong badia.

Ang ipinang̃usap nitong nahihimbing
salamat sa iyo Reynaldo cong guilio,
sa pagtatangol mo,t, pag agao sa aquin
sa cabubuliran na balong malalim.

Ang isang himalang namasda,t, naquita
nitong si Reynaldo ng̃ pag binyag nia,
matapos mabusan ulo ng̃ Princesa
nag ulol ang dilag sa diquit na una.

Siyang pagcaguising ng̃ Princesang mahal
mata ng̃ imulat sa pagcagulay-lay,
sintang si Reynaldo ang siang natingnan
sabay sa pag bang̃on ang uicang tinuran:

Saan ca doroon Reynaldo cong sinta
ng̃ aco,i, dumating dito ay uala ca,
sa pag aantay co,t, nasa cang maquita
aco,i, nacatulog dito sa laguerta.

Nğuni,t, ang hindi co abutin nğ isip
itong napanğarap sa aquing pag idlip,
di umano,i, aco,i, cusang ibubulid
sa balong malalim na puno nğ saquit.

Nğ na aacma nğ aco,i, ilalag-lag
sa balong malalim na puno nğ hirap,
caguiat cang lumapit sintang liniliag
sa gayong panğanib aco,i, iniligtas.

Tugon ni Reynaldo Princesa cong buhay
balong napanğarap na cahuhulugan,
lalim nğ infiernong pinamamayanan
nğ mğa demoniong lilo,t, tampalasan.

Caya di nangyaring doo,i, nahulog ca
sa napanğarap mo na balon nğ dusa,
siang nacapiguil ang mahal na gracia
nğ santo bautismong quinamtam mo sinta.

Pagca,t, sa himbing mo na aquing dinatnan,
ang sumaisip co ang quita,i, binyagan,
caguiat cong guinaua tambing na binusan
ang mahal mong ulo nğ tubig na tunay.

Ito,i, siang dahil irog cong Princesa
caya ca naligtas sa gayong panğamba,
panğalan mo naman sa pag cacristiana
ang lunas sa hirap na tauag ay Maria.

Di sa bagay pala casi co at buhay
aco,i, dina mora,t, tunay na binyagan,
baquit mo inisip ang pagayong bagay
sa ating morisma,i, cabaualbaualan.

Tugon ni Reynaldo,i, Princesa cong guilio
nacucutia acong sa iyo,i, mag lihim,
laong iningatan nğayo,i, unauain
panahon na namang dapat mong malining.

Nğ mapag tanto mo yaring aquing lagay
na inilihim co,t, di ipinamalay,
danğal co,i, Principe,t, tunay na binyagan
sa reynong Bohemia,i, herederong tunay.

Nĝuni at cung caya nag lihim na tiquis
nag damit nĝ moro,t, sa Villano,i, naris,
cung aco,i, binyagan sa turcong mabatid
tila ualang daang dito,i, macasapit.
Yamang tanto mona irog cong Princesa
itong calihimang lalang nĝ pagsinta,
ang tuson co,i, tangap abutin at cuha
sanla nĝ pagcasi na pinagtibay ta.
Nĝ cay Feloresindang matanto,t, mabatiag
dumagsa sa puso ang malaquing galac,
cundi man sa lanĝit sia,i, nacayapac
nasa hagdanan na nĝ doo,i, pag aquiat
At saca naguica ang Princesang mahal.
sapagca nĝa,t, aco,i, tunay na binyagan,
ang nais co guilio aco ay turuan
tungcol nĝ cristiano na caugalian.
Nupong nag agapay ang magcasing palad
sa isang licmuang lubhang aliualas,
doon ang Princesang nag tamo nĝ binyag
ay pinanĝaralan nĝ ucol at dapat.
Talastasin mo casi cong Princesa
daquilang misterio nĝ Trinidad Santa,
ualang pinagmulan uala namang una
calahatlahatan ang may gaua,i, sia.
At gayon din naman iyong unauain
casing Floresinda,i, iyong devocionin,
boong casaysayan misteriong magaling
yaong pagcatao nĝ Dios sa Belen.
Sa tian nĝ Virgen na si Santa Maria
yaong pagcatao ay doon quinuha,
sabi,i, nanĝanac man ay hindi nagmansa
at di nabahiran nĝ ano mang sala.
Ano pa,t, sa haba nilang paguusap
calahatlahata,i, ipinatalastas,
na sucat ganapin catungculang dapat
nĝ taong cristiano cay Cristong Obejas.

Dito na namulat bait ng̃ Princesa
matang napipiquit naguising sa gracia,
tinibay sa puso ang pagsamplataya
laong nadidimlan sa pagca morisma.

Lalong nacadilag sa bunying Princesa
yaong pananalig sa Virgen Maria,
na ina ng̃ Verbong sumacop sa sala
ng̃ lahat ng̃ tao sa lupang sagrada.

Ng̃uni,t, sa mahaba nilang paguusap
ay maraming lubha ang nagdaang oras,
sila,i, nadaanan casamaang palad
ng̃ tatlong Sordanes ng̃ Sultang mataas.

Ang nang̃acaquita,i, hindi nagpamalay
dahil sa malaquing ting̃i,t, alang-alang,
sa Princesa nila ng̃uni,t, naisipan
ay sabihin nila sa amang gran Sultan.

Sapagca,t, talastas ng̃ mg̃a Sordanes
ang gran Sultan nila sa Villano,i, galit,
humahanap lamang ng̃ magauang litis
abang si Reynaldo,i, paputlan ng̃ liig.

Sa Sultang may galit pagdaca,i, humarap
ang nang̃acaquitang may inguit na hauac,
at ipinagsabi ang gayong namalas
Villano,t, Princesa niyaong paguusap.

Pagcasabing gayon ng̃ tatlong Sordanes
ang puso ng̃ Sultan ay biglang tumahip,
dib-dib ay nagapoy ng̃ malaquing galit
hardi,i, pinaronan abutin ang nais.

Tambing na lumacad itong Sultang ama
lumilipad mandin sa paglacad nia,
tinung̃o ang jardin na di nagabala
ang nasa,i, abutan Villano,t, Princesa.

Palad nang̃a lamang at hindi pa oras
dalauang magcasi ng̃ pagcapahamac,
ng̃ masoc sa jardin ang Sultang mataas
ay dina dinatnan itong nag-uusap.

Nḡ maquitang uala nḡ Sultang may galit
ang bunying Princesa pagca,t, nacaalis,
itong Ortelano ang siyang linait
minura nḡ madlang uicang masasaquit.
Ortelanong sucab baca ang isip mo
cacamtan ang fama sa pagtotorneo,
sa cay Floresinda,i, malayong totoo
na hamac na pastor ang maguing esposo.
Nasaan ang Princesang iyong caulayao
causap mo rito Villanong sucaban,
dugo mong mababa,i, siyang umiiral
caya,t, ang gaua mo,i, pauang caliluhan.
Itong minumurang matimtimang loob
cahit cataga man ay hindi sumagot,
at ang pinasia,i, igalang na lubos
dahil sa Princesang casi nia at irog.
Sa malaquing galit nḡ bunying gran Sultan
dina pinag isip ang gauang catuiran,
itong Ortelano ay tinadhanaan
malis sa Imperio nḡ Turquiang calac-han.
Ang uica nḡ Sultan sucab na Villano
icao ay umalis dito sa Imperio,
huag cang lampasan sa arao na tatlo
pag sala mo,i, buhay ang ibabayad mo.
Tugon ni Reynaldo o bunying gran Sultan
sa cagustuhan mo,i, sino ang susuay,
lalo,t, sa paris cong isang taong parang
malayong tumangui monarcang marañgal.
Ang Sulta,i, nalis nḡ malaqui ang galit
abang si Reynaldo ay uulic-ulic,
dito sa maigsing arao na paluguit
ang casing Princesa,i, di macapaniig.
Ano pa,t, dumating ang quinabucasan
bilang icalaua nḡ taning na arao,
pag lalim nḡ gabi tambing tinapatan
ang casing Princesa,t, ticang paa-alam.

Sia,i, nacatayo sa tapat ng̃ torre
nitong cang̃itng̃itan at lalim ng̃ gabi,
at inaabang̃ang manung̃ao ang casi
bagay ng̃ pag alis ang ipagsasabi.

Sa pagcatiñgala nia,i, pag aabang
at pag uupang ding Princesa,i, manung̃ao,
sa casamaang palad sia,i, naraanan
cacapalang ronda,t, Sordanes na tanan.

Pagdaca,i, sinino niaong mg̃a ronda
itong nag aabang na lipos ng̃ dusa,
ay hindi tumugon ng̃ ano mang badía
at saca binunot sacbat na espada.

Ganito ang uica nitong si Reynaldo
hayag na Principe sa Bohemiang reyno,
ito,i, siang oras ninyong mg̃a turco
puputlin ng̃ tabac mg̃a ulo ninyo.

Inusig ng̃ taga yaong mg̃a ronda
nitong sinisino na lipos ng̃ dusa,
nagcauatac-uatac ang magcacasama
ang namatay lamang ang siang natira.

Ang natirang buhay dina nacalapit
nasindac sa dahas ng̃ pamimiyapis,
at di matagalan ang pamucsang calis
anaqui,i, viborang parang nag uaualis.

Parang nililisa ang mg̃a cahamoc
nitong namumucsang may sucal ang loob,
dumating ang Sultan maraming soldados
ang abay sapagca,t, may gulong natalos.

Sa ganoong gulo,i, nang̃usap ang Sultan
anong bagay ito o mg̃a sucaban?
anang mg̃a ronda na mg̃a sugatan
lilong si Reynaldo ang aming calaban,

Ang Reynaldong iyan ay binyagan pala
ang sabi,i, Principe sa Reynong Bohemia,
cami po,i, sugatang ng̃ayong para para
at daming namatay sa aming casama.

Nañgusap ang Sultan tacsil na Reynaldo
halica,t, isalong iyang espada mo,
itong namumucsa sa marinig ito
hinahong lumapit na asal cordero.

Sa Sultang maquitang hindi sa paglaban
ang paglapit nitong quinagagalitan,
pinalapit nañga ang soldadong abay
nag uicang ang lilo ay inyong talian.

Marahas na sabi nğ Sultang may galit
gapusing madali ang taong bulisic,
piitin sa carcel taliang mahigpit
sa icatlong arao ay putlan nğ liig.

Itong si Reynaldo,i, sumunod na tunay
at di nagmatuid nğ anoman lamang,
sa caniang casi laquing pacundañgan
caya namintuho sumunod sa Sultan.

Sa laquing pagtiñgin at liñgap sa sinta
tinangap ang hatol na pugutan siya,
cundi sa Princesa ang boong Turquia
babaha nğ dugo sa galit na dala.

Nğuni,t, si Reynaldo ay ualang hiniling
sa Sultang may galit ganito ang daing,
hindi itatangui ulo may pugutin
ang espada lamang ay huag alisin.

Sa hiling na itong lubhang mabanayad
tangca ni Reynaldo cung hindi ipayag,
dina igagalang ang Sultang mataas
sucdang magcagulo ang Turquiang ciudad.

Sa gayong hiniling ay nayag ang Sultan
pagca,t, inacalang ualang cabuluhan,
ano pa ang silbe nğ lacas at tapang
cung sia,i,, gapos nğ may tali ang camay.

Caguiat na piniit itong si Reynaldo
sa isang matibay sadiang calaboso,
ang dalauang paa,i, nilagyan nğ freno
may posas ang camay pagca,t, senteneiado.

Ano,i, nḡ dumating ang quinabucasan
sentencia,i, niyari na hindi naliban,
na ualang pagsala,t, sa icatlong arao
sa guitna nḡ plasa ay biglang pugutan.

Ang saad nḡ Sultan sa mḡa consejo
tungcol sa sentenciang yari sa palacio,
nitong pagpupugot sa cay Reynaldo
sa cay Floresinda ay ilihim ninyo.

At sa pagpupugot ay inyonḡ sahurin
ang dugo nḡ lilo,t, aquing iinumin,
saca ang catauan ay inyong anitin
bayad sa maraming buhay na quinitil.

Sentencia,i, niyari cahit sa lihim man
nabalitaan din nḡ Princesang mahal,
sa ito,i, matanto ang culang na lamang
magtalon sa torre at magpacamatay.

Sabihin pa baga ang mḡa pagtanḡis
nḡ bunying Princesa sa gayong nasapit,
luha,i, di natiguil hangang di sumapit
ang gabing malalim oras na tahimic.

Sa torre nanaog lumacad pag cuan
nag damit lalaqui huad sa matapang,
may sacbat na calis na nacasisilao
tinunḡo ang sintang na sa bilanguan.

Nḡ sia,i, dumating niaong calaboso
ang caniang voces tambing na binago,
nag aniong lalaqui nḡ hindi maino
nitong dadalauin na sintang Reynaldo.

Lumapit sa rehas saca tinauagan
itong sentenciadong nasa bilanguan,
catotong Reynaldo ang ipinagsay-say
ang sasabihin co iyo pong paquingan.

Aco,i, sugo,t, utos nḡ bunying Princesa
sa iyo catoto at ang bilin nia,
huag magpabaya nḡayon di,i, ṁalis ca
sapagca,t, nayari ang iyong sentencia.

At dadalaua ñg arao ang daraan
at pupugutan cang hindi maliliban,
caya sa Princesang cabilin-bilinan
icao rao catoto,i, malis magbiglaan.

Tugon ni Reynaldo,i, catoto cong guilio
sa bunying Princesa ay iyong sabihin,
ang aco,i, umalis dico ma-a-amin
sia,i, cung hindi co muna causapin.

Dico ala-ala cahima,t, sumapit
oras na pagpugot niaring aquing liig,
ñguni,t, ang dalitang pinapasang saquit
ang sa muc-ha niang dico pagcasilip.

Caya catoto co,i, mangyaring isay-say
sa guilio cong cami,i, magca usap lamang,
at cung sa senteciang ulo co,i, pugutan
dico ala-ala,t, ualang cabuluhan.

Oo po ang sagot ñg nagsabing tao
sa bunying Princesa ay sasabihing co,
ang lahat mong bilin sa aquing catoto
sia,i, nagaantay paalam na aco.

Tugon ni Reynaldo o catotong mahal
di caya mangyaring bago ca pumanao,
yaring senteciado,i, bigyang caaliuan
na bago umalis quita ay magcamay.

Saca icamay mo irog cong catoto
doon sa nagutos na casi,t, buhay co,
na icao ay tunay na para ring aco
siang nacaharap sa oras na ito.

Tugon nitong dalao catoto,i, saca na
sa cahilingan mo na magcamay quita,
inip na seguro ang bunying Princesa
sa pagca,t, aco,i, tantong nabalam na.

Uica ni Reynaldo sa ganoong sagot
di cung gayon pala catoto cong irog,
nagpapautang ca,i, dimo nilulubos
para gayon lamang hindi mo masunod.

Ani Floresinda sa sarili lamang
mag hihinanaquit cung dico camayan,
mahanğa,i, sundin co,t, nğ hindi ang lumbay
ay maragdagan pa nitong cahirapan.

Lumapit sa rehas ang uica,i, ganito
catoto,i, iyabot ang canang camay mo,
magmadali ca po,t, inip na banta co
Princesang nagutos na panğinoong co.

Sa pagmamadali nitong pagcacamay
ang cahalimbaua ang hanğing nagdaan,
matapos ang gayon tambing napaalam
ang bunying Princesa,t, lumacad pagcuan.

Ang taong dumalao nğ macaalis na
itong si Reynaldo tambing na nagtaca,
dito sa causap na di naquilala
cung caniyang uariin voces nğ Princesa.

Sapagca,t, cung aquing pag-isipisipin
sa lagay na ito,i, s ino caya,t, alin,
ang taong dadalao na di maninimdim
at di manğanğambang aco,i, causapin.

Nğuni at cung siya ang bunying Princesa
baquit maglilihim di paquiquilala,
batid cuna,t, alam ang caniyang pagsinta
malinis na cristal ang siyang capara.

Mahabaguing lanğit iyo pong iligtas
ang diritong tao na aquing causap,
sa lubhang panğanib na caniyang lacad
lalo na sa ronda huag ding masabat.

Ipagpagayon co sa cay Floresinda
doon sa paglacad niyang nag iisa,
di carinğa,t, dinğat nasalubong niya
ang mğa sordanes cacapalang ronda.

Pagdaca,i, sinino niyaong caramihan
nğ mğa sordanes rondang cacapalan,
Princesa,i, nagbunot nğ espadang tanğan
ganito ang uica na ipinagsaysay.

Cung dito sa gabing mañgit-ñgit na dilim
ay ualang hahadlang isa man sa aquin,
pag pinagpilitan ninyong mĝa tacsil
talim nĝ espada,i, ang iniyong quilanlin.
Pagdaca,i, quinubcob niyaong mĝa ronda
itong sinisino dadacping talaga,
dito na namuoc ang bunying Princesa
daig añg lalaqui sa pananandata.
Cacapalang ronda ay nañgalaguinlin
sa pamimiyapis nitong huhulihin,
nĝ di macatagal ay ang minagaling
ang mañgagtacbuhan nĝ di nĝa mailing.
Sa maquitang gayon nĝ buniying Princesa
na nağagtacbuhan ang calabang ronda,
uica sa sarili dito,i, uala pala
sucat na magtangol nĝ cetro,t, corona.
At saca ang ibig nĝ poong ama aco
sa mĝa sordanes mili ng esposo,
sa babae lamang ay nañgagsisitacbo
di lalo pa caya sa sintang Reynaldo.
Itong mĝa ronda na nañgagtacbuhan
ang gayong naquita,i, sinabi sa Sultan,
ipinamalita ang ganoong tapang
sa dahas at licsi sucat cagulatan.
Ang uica nĝ Sultan cung gayon aniya
sa ronda mamaya aco ay sasama,
at upan din lamang na aquing maquita
sinasabi ninyong bayaning masigla.
Nĝuni,t, ang Princesang may galit na tañgan
nĝ uala na siyang rondang macalaban,
umaquiat sa torre na dating tahanan
at pinag-iisip ang gagauing bagay.
Pagdating nĝ gabi gumayac pagdaca
itong namamanglao na si Floresinda,
hustong cagayacan ay inihanda na
na isang guerrerong ticas ay masigla.

At saca lumacad anyong matahimic
ang gabing malungcot sa dilim ay labis,
pagdating sa carcel tumauag na tiquis
Reynaldo,i, dungãuin ang sinta mo,t, ibig.

Nasaan ca guilio tinatauagan ca
nitong naglalamay na casi mo,t, sinta,
narinig ang gayon nitong nasa dusa
nagulat sa voces tauag ng̃ Princesa.

Nag inot lumapit sa rehas na bacal
baga ma,t, may freno at di macahacbang,
ng̃ cay Floresindang ito,i, mapagmasdan
bintana,i, sinira,t, sinta,i, macaraan.

At saca naguicang sinta,i, maginot ca
ang bintana,i, sira at naca bucas na,
si Reynaldo naman ay nag inata na
at inabot naman ng̃ bunying Princesa.

Sa cay Floresindang inalis pag cuan
ang di maiquilos na posas ng̃ camay,
gayon din ang frenong hindi may hacbang
pauang isinabog ng̃ Princesang mahal.

Itong si Reynaldo,i, tambing nang guilalas
dito sa Princesa sa naquitang lacas,
ng̃unit,t, minamasid nia,t, minamalas
ang mg̃a gagauin sa caniang harap.

At saca inalis ng̃ Princesang mahal
ang mg̃a panaling frenong mg̃a bacal,
sintang Reynaldo,i, caguiat sinootan
ng̃ dalang vestido boong cagayacan.

Itong pagbibihis ay ng̃ matapos na
at ng̃ maisacbat ang tang̃ang espada,
uica ng̃ Princesa,i, hayo cana sinta
icao ay umalis dito sa Turquia.

Sa gayong sinabi sagot ni Reynaldo
aco ay papanao ng̃ayon sa harap mo,
at maiiuan cang magiisa dito
bilang din sa patay ang calagayan co.

Yamang cung tulot mo irog cong Princesa
at lubhang dalisay ang iyong pagsinta,
minamarapat co ang quitang dalaua
magtuloy sa aquing Reyno ng̃ Bohemia.

Paanong pangyayari quita ay maiuan
cung aco,i, mag isang umalis at manao,
sa cagugunita yaring aquing buhay
malapit na lubha sa icamamatay.

Sa uinicang yaon hindi nacaimic
ang bunying Princesa,i, tumapon ang isip,
pagca,t, di malang̃ap ng̃ puso at dib-dib
itong hinihiling ng̃ sinta at ibig.

Gayon ma,i, sumagot ng̃ ganitong say-say
icao ng̃a irog co'y di ibig maualay,
ng̃uni,t, sa nais mo ay tantong alang̃an
sa iyo,t, sa akin ay cahalay halay.

Laquing casiraan cacamtan ng̃ Turquia
gayon din ang iyong Reynong Bohemia,
saca sa gran Sultan na poong co,t, ama
parang inalisan ng̃ cetro,t, corona.

Caya ang samo co casi co at ibig
marapatin mônang mag isa cang malis,
mg̃a ilang arao saca ca magbalic
at ating tuparin ang hang̃ad mo,t, ibig.

Na cung caya gayon ang nais co,t, tipan
sa iyo irog co ng̃ ating pagpanao,
gulo nitong Reyno,i, aantabayanan
tumahimic baga sampu ng̃ gran Sultan.

Tantong di sasala at malaquing gulo
itong mangyayari nitong pag alis mo,
cung mapayapa na asahan poong co
aco ay sasama pagbalic mo rito.

Tugon ni Reynaldo Princesa cong casi
tunay ng̃a ang iyong lahat na sinabi,
ting̃in sa ama mo at ling̃ap sa puri
sa aquing hicayat caya di mangyari.

Ñguni,t, cung sa taos at pagsintang tunay
irog cong Princesa ang lahat ñg iyan,
uica co ay pauang ualang cabuluhan
sa may sintang tapat na hinahalaman.

Aeuan o baca ang di mo ipayag
at di mo pag ayon sa aquing hicayat,
ay maiiuan mo ang nañga sa ciudad
na mña Principe,t, Sordanes na lahat.

Sa cay Floresindang yaon ay marinig
sabi ni Reynaldo parang hinanaquit,
nag buntong hiniñga,t, dib-dib ay nagsiquip
ang uinica,i, casi anong laquing saquit.

Diyata,t, ang iyong haca,t, caisipan
ang iyong anyaya caya di ayunan,
dahil sa naritong Principe at Sultan
tantoin mo irog ang pagayong say-say.

Tila hanga ñgayon di mo namamalas
yaring puhunan cong liñgap sa pagliag,
sa puso co,i, uala ang ano mang sindac
sa nañgag babalang bañgis ñg bagabag.

Ñg di macayanan ñg bunying Princesa
ang dagoc ñg hapis sa uica ñg sinta,
parang nacatulog ang tatlong potencia
nahapay sa tayo ñg pighating dala,

Ñg sa cay Reynaldo ito,i, mapanood
ang casing Princesa,i, sa lupa,i, nalugmoc,
na di humihiñga pagdaca,i, dinampot
uinica,i, hintay ca o sinag ni Venus.

Di cung aayao cang aco ay samahan
lason sa puso mo ang pagayong bagay,
ito naman casi,i, hindi sapilitan
ñguni,t, hindi dapat ang aco ay iuan.

Sa pagca lungay-ñgay ñg bunying Princesa
mata,i, nacatiric na di humihiñga,
at di umiimic tanuñgin man nia
patay na mistula ang nacacapara.

Sa tulong ng̃ langit pagca,t, dipa oras
pinagsaulan din ng̃ potenciang ing̃at,
sa pagca lung̃ay-ng̃ay mata,i, idinilat
isip na natulog tambing na namulat.
Caya ang uinica baquit o Reynaldo
luha ay nanalong sa mg̃a mata mo,
aco,i, patauarin ualang malay aco
ng̃ pagcacatulog poon sa harap mo.
Paanhin mo sinta,i, dico nalabanan
ang dagoc ng̃ lilong cadalamhatian,
at dico na nacaya ang bigat ng̃ bintang
sa linis ng̃ aquing pagsinta,i, alang̃an.
Ng̃uni,t, ang hiling co sintang guiniguilio
itong aquing tipan iyong matamisin,
malis cana muna,t, sa iyong pagbaling
sa gusto mo,i, aco,i, susunod na tambing.
Cung gayon ang sagot nitong si Reynaldo
paalam na guilio ng̃ayon sa harap mo,
hindi malalaon babalic din aco
ang mamanglao ca,i, di matitiis co.
Ito,i, sia nilang tibay na tipanan
saca ang dalaua,i, nag cauit ng̃ camay,
itong si Reynaldo,i, ang uicang tinuran
sa iyo,i, ang Virgen siang mag tangcacal.
Principe Reynaldo,i, siang pagalis na
sa harap ng̃ guilio na si Floresinda,
ang bumugsong hapis sa isa at isa
dila,i, cacapusin cung ipag babadia:
Dito sa canila na paghihiualay
ang Princesa,i, halos hindi macabacbang,
nitong panibagong dalamhati,t, lumbay
dito sa pagalis ng̃ sinta at buhay.
Reynaldong umalis naman ay gayon din
lalacad hihinto at hindi matulin,
ang munting maualay minamalaon din
hinagpis na dala y di macayang bathin.

Nḡ dina matanao nḡ bunying Princesa
ang sintang umalis na lipos nḡ dusa,
sia ay nag inot namang lumacad na
halos na manḡurong ang dalauang paa.

Dito sa paglacad nitong tiguib lumbay
parang hindi pansin ang nilalacaran,
sia,i, nasalubong samang capalaran
niaong mḡa ronda casama ang Sultan.

Niyaong magcalapit tambing naquilala
nitong amang Sultan ang bunying Princesa,
uica,i, ano ito bunsong Floresinda
lalim nitong gabi ay na sa lansanḡan ca.

Ani Floresinda o ama cung mahal
ang pagca parito,i, huag pong pagtac-han,
sapagca,t, ang gabi ay maalinsanḡan
nagsasamantala nitong calamigan.

Ang tugon nḡ Sultan aco,i, humahanḡa
bunsong Floresinda sa iyong niuica,
aco,i, nagcuculang nḡ paniniuala
tila di malayo na magca sacuna.

Alcaide nḡayon biglang paronan mo
at di malayo sa paquiramdam co,
calaboso,i, tingnan at siasatin mo
ang nabibilango,i, pinaualan nito.

Lumacad na bigla itong inutusan
at ang calaboso,i, agad na tiningnan,
ang carcel ay sira nḡ caniyang datnan
at ang senteciado,i, uala nḡ tunay.

Itong inutusan ano,i, sa magbalic
sa Sulta,i, sinabi ang gayong namasid,
monarcang mataas ang ipinagsulit
calaboso,i, sira si Reynaldo,i, nalis.

Nḡ ito,i, matanto nḡ Sultang daquila
uala si Reynaldo,t, calaboso,i, sira,
ito ang sinabi anac na cuhila
ang cabantugan co,i, ipinanḡanyaya.

Sa gaua mong ito anac na malupit
paghihiluman ca ñg apo,i, cong galit,
cahit hadlañgan ca ñg mñga Dioses
ipapuputol co iyang iyong liig.

Caya ang utos co sordanes cong caual
ang lilong anac co ay dalhi,t, ilagay,
sa carcel delunang cadilima,i, sacdal
ang ulo,i, pugutin sa icatlong arao.

Sa gayong uinica ñg Sultang may galit
ualang nacaquibo sa mñga sordanes,
Princesa,i, dinala doon isinilid
sa carcel delunang cadilima,i, labis.

May salang Princesa ñg mailagay na
doon sa madilim na carcel deluna,
ang hibic na taghoy o Virgen Maria
na saiyong lahat ang aquing pag asa.

Cahi manauari o Virgeng maalam
sa mahal mong tulong at capangyarihan,
loob ay mag bago ñg ama cong Sultan
mabañgis na hatol huag coring camtan.

Ano,i, ñg dumating ang pagca umaga
ang tanang sordanes nagpulong pagdaca,
at mñga consejong haring iba,t, iba
ticang ipamanhic ang bunying Princesa.

Ang pinaca-ulong consejos ñg Sultan
hari sa Arabia ñgala,i, si Atagar,
siang nag paunang humarap sa Sultan
pinindan ang tacot at capañganiban.

Ganito ang uica gran Sultang mataas
caming consejos mo,t, sordanes na lahat,
sa aming Princesa bugtong mo pong anac
ay cumacalara cung maguiguing dapat.

Oo,t, ang Princesa ang may casalanan
dahil sa guinaua na capañgahasan,
ñguni,t, hindi dapat hatulang pugutan
sapagca,t, anac mo siang naturan.

Cung pagtitumbangin gran Sultang mataas
sala ng Princesa,i, di lubhang mabigat,
yaong pinaualan di lihim at hayag
may famang hindi pa guinaganting bayad.

Gaua ng Princesa di natin malaman
na baca ang preso,i, caya pinaualan,
fama sa torneo,i, hinahalagahan
na naguing bayad na ang hindi pugutan.

Caya cami ngayon pauang namamanhic
na manga consejo at mga sordanes,
sisihin na lamang sa nagauang lihis
nguni,t, ang pugutan ay hindi matuid.

Sa sinabing ito ang Sulta,i, tumiguil
at pinag iisip ang dapat na gauin,
nguni,t, ang naniig ang galit na angquin
sa haring Atagar ganito ang turing.

Tantong dimang yaring di sia hatulan
sa pagca,t, ang sala ay dalauang bagay,
una,i, sentensiado yaong pinaualan
ualang lugar yatang hindi pagbayaran.

At ang icalauang mabigat na sala
na gaua ng lilong tacsil na Princesa,
pag suay sa aqui,t, paguala ng halaga
niualang bahala ang aquing sentencia.

Nguni,t, sa inyong mga hinihiling
na huag pugutan ang lilo at tacsil,
maaayunan co nguni at isipin
balang managot pa,i, buhay maquiquitil.

Ang hatol na yari,i, hindi maliliban
buhay ang capalit ng magtatangcacal,
sucab na Princesa,i, isilid sa caban
itapon sa dagat ng doon mamatay.

Sa sentenciang ito,i, uala cahit isa
sa mga concejo ang nacasagot pa,
dahilan sa galit naualang capara
ualang nacaimic at pauang nangamba.

Nañgusap ang Sultan ano,t, natitiguil
ang aquing sentencia,i, hindi talimahin,
isilid sa caban ang Princesang tacsil
sa laot ng̃ dagat itapon ng̃ayon din.

Laquing dalamhati ng̃ consejong lahat
sa Princesa nilang tatangap ng̃ hirap,
bihira ang hindi nagtaglay ng̃ habag
ng̃ tao sa reyno balang macatatap.

Di anong gagauin di na mahadlang̃an
itong aba nilang mg̃a cahapisan,
ang bunying Princesa,i, caguiat pinaronan
sa carcel deluna na quinalalaguian.

Ano,i, ng̃ dumating ang magsisicuha
sa nabibilangong tatangap ng̃ dusa,
sa mapágtalastas ang yaring sentencia
tambing napalugmoc ang bunying Princesa.

Ng̃ mahimasmasan itong tiguib saquit
dito na nanaghoy ng̃ cahapis-hapis,
matigas mang puso cung ito,i, marinig
tataglay ng̃ habag luha,i, tataguistis.

Ng̃uni at nang̃usap itong senteneiada
sa mg̃a sordanes na mag sisicuha,
cung gayon ang hatol ng̃ poon co,t, ama
aco,i, sumusunod at tumatalima.

Ay amang poon co cung sia mong ibig
ang hatol mong aco,i, itapon sa tubig,
ito,i, siang dulo ng̃ iyong tang-quilic
na mag hinampo ca,t, biguian ng̃ pasaquit.

Ng̃uni,t, inaamin ang hatol mong tapat
nitong tinampuhan itatapong anac,
maguiguing libing̃an ang laot ng̃ dagat
at mg̃a daluyong nacasindac-sindac.

Caya ng̃a o pili na mg̃a soldado
na pinagutusan ng̃ poong ama co,
huag mag-alang̃an at tuparin ninyo
ang yaring sentencia sa abang buhay co.

Siya nḡ pagdating nḡ malaquing caban
dala nḡ soldado na pinagutusan,
at ang uica nila,i, Princesang maranḡal
icao po,i, sumunod sa hatol nḡ Sultan.

Tambing na sumunod ang bunying Princesa
sa cabang malaqui ay sumilid na sia,
di hamac ang lumbay nitong nagdadala
di lamang masuay ang Sultang monarca.

Nḡ naroroon na sa loob nḡ caban
ay inilacad na nḡ soldadong tanan,
pagdating sa barca agad inilulan
pinunta ang laot niyaong caragatan.

Dito na nanaghoy ang bunying Princesa
sa loob nḡ cabang quinalalaguian nia,
uica,i, mapagpala na Virgen Maria
lauitan nḡ aua itong nasa dusa.

Magdalita ca po,t, iyong ca-auaan
itong humihibic na bagong binyagan,
pacundanḡan na po sa anac mong mahal
namatay sa Cruz sa tao,i, dahilan.

Caya inang tanḡing Virgen Santisima
na Ina ni Cristong sumacop sasala,
sa mahal mong tulong aco,i, umaasa
mag dalita,t, saguip yaring calulua.

Ipag caloob mong aco ay marapat
sa mahal na pasion nḡ mahal mong anac
nanag pacamatay dugo,i, sumambulat
sasala nḡ tao,i, siang inahugas.

At icao Reynaldong sinta co at ibig
Principeng timtiman mapagbatang saquit
patauad ang sintang dina masisilip
sa tipan mong arao na iyong pagbalic.

Anong asal caya ang datnin mo sinta
cong icao magbalic at aco,i, uala na,
lalo,t, cung mabatid ang yaring sentencia
dahil din sa iyo cun caya nagdusa.

Sa banta co irog daquilang hapis
ang dadamdamin mo sa aquing nasapit,
nĝuni at uala na uala nanĝa ibig
na aco,i, maquita ilalim nĝ tubig.
Nĝuni,t, hindi naman paghinactan ca
sa nĝ yaring ito aco ang may sala,
cung aco,i, sumunod sa iyong anyaya
hindi co sinapit ang ganitong dusa.
Di anong gagauin sinta co at ibig
cung tauaguin caman ay dimo marinig,
aco,i, naririto sa ilalim nĝ tubig
irog co,i, malayo na iyong mabatid.
At dina,i, talagang dico capalaran
na matung-tunĝan co ang lupang binyangan
at ang ninanasang mĝa catipunan
nĝ taong cristiano nais cong matingnan.
Caya aquing sinta ang huli cong daing
bucod sa hinĝi cong aco,i, patauarin,
sa ina nĝ aua,i, iyong idalanĝin
ang calulua co sa gracia,i, tangapin.
Hangang nasa barca ay nananambitan
ang abang Princesa sa loob nĝ caban,
sia nĝ pagdating niaong calautan
nĝ dagat na sucat nilang pagtapunan.
Siang paglulunsad nĝ mĝa may dala
sa cabang may lamang pobreng senteneiada,
di hamac ang lumbay nĝ isa at isa
nĝ mĝa soldado sa Princesa nila.
Nĝ maihulog na,i, tambing na iniuan
nitong nanĝag dala na purong may lumbay,
hangang sa malayo tinatanao-tanao
sa malaquing aua,i, di ibig malisan.
Ang isang himalang ipinagtataca
nĝ nanĝa a-auang soldadong nag dala,
cabang binitiuan cung pagmasdan nila
ay nilalayagan ang siang capara

At may isang sinag silan natanauan
na pumapatnugot sa iniuang caban,
dili ibat ito,i, tangquilic na tunay
ng̃ devota niang Ina ng̃ may capal.
Iuan itong caban parang naglalayag
na tinutungtung̃an ng̃ mahal na sinag,
nagtapong soldado nama,i, nagsiharap
dito sa nagutos na Sultang mataas.
Ganito ang uica o aming gran Sultan
mahal na utos mo,i, nasunod ng̃ tunay,
niaong pagtatapon sa Princesang mahal
sa guitna ng̃ dagat na camamatayan.
Ang dib-dib ng̃ Sultan ay tantong nagsiquip
ng̃ habag sa anac cay Reynaldo,i, galit,
dito na nagutos sa mg̃a Sordanes
ang presong nagtaanan ay hanaping pilit.
Ang apat na libong soldados ay dalhin
lilong si Reynaldo ay inyong hulihin,
bundoc mg̃a Reyno pauang halughugin
at capagcaquita sa harap co,i, dalhil.
Ang alin mang ciudad ang quinalalaguian
na ipagcaila at ayao ibigay,
ay inyong bacahin at ipaguasacan
ang alin mang Reyno na magsasang-galang.
Sapagca,t, ang sabi niaong mg̃a ronda
ang Reynaldong iyan ay binyagan pala,
di anhi,i, Principe sa Reynong Bohemia
hang̃ad pang magdaya sa pang̃ang̃asaua.
Cayo ay huag ng̃'sa aqui,i, humarap
hangang di maquita ang lilo at sucab,
na huag tugutan hangang di magbayad
sucdang ikatunao ng̃ Turquiang ciudad.
Tambing nagsilacad ang mg̃a soldado
masisiglang pauang may apat na libo,
igaui ang sabi naman cay Reynaldo
buhay na dinating ng̃ malis sa Reyno.

Mulang maghiualay sila ng̃ Princesa
ng̃ gabing tahimic na paualan sia,
sa habang paglacad ay ualang casama
cundi sa gunita sa naiuang sinta,

Uala naman siang sucat patuñguhan
pagca,t, sa Bohemia,i, hindi nagtuluyan,
sa amang monarca,i, laging cahi-hian
dito sa nasapit ng̃ caniang buhay.

Sa bagay na ito,i, naguing parang tubig
nadi matumpacan ang itatahimic,
ang hia sa ama sa Princesa,i, hapis
sa pan̄gun̄gulila sa caniang pag alis.

Saca gugunita bubuntong hiningã
sabay nitong uicang Turquia,i, mapalad ca,
cundi alang-alang sa casi co,t, sinta
daming maglulucsa lalan̄goy sa dusa.

Itong di matumpac sa patutun̄guhan
ay biglang na isip ang sia,i, maglacbay,
sa reynong Napoles at paquitang tunay
sa cay D. Garcelis na caniang pinsan.

Ng̃ dumating sia sa reynong Napoles
pagca,t, nagmadaling sapitin ang nais,
nagcataon namang itong si Garcelis
ay nasa Berbania,t, sanhi sa ligalig.

Ligalig na ito,i, dahilan sa sinta
ng̃ bunying Garcelis sa pan̄gan̄gasaua,
sa tan̄ging carictan Princesa Cesilia
sa haring Enrico anac na iisa.

Pagca,t, nagagayac sa Berbaniang reyno
pinag jujuntahan gagauing torneo,
ang balang may palad na doo,i, manalo
sa bunying Princesa,i, siang magtatamo.

Ang dahila,i, ito caya di dinatnan
nitong si Reynaldo ang sinadiang pinsan,
ng̃uni at malaqui ang gustong umacay
caya,t, sa Berbania pinsa,i, pinaronan.

Ano,i, ng̃ dumating sa reynong Berbania
sa haring Enrico ay naquipagquita,
malaqui ang lugod ng̃ bunying monarca
dito sa dumating na bagong naquita.

Caya,t, pagcaquita ay dina tinanong
ng̃ iba,t, iba pang cumustahang ucol,
cundi anang hari icao ay may tungcol
sa pag totorneo,i, siang mantenedor.

Sa gayong sinabi ng̃ haring mariquit
sa cay Reynaldong parang di narinig,
pagca,t, ang sinadia na pinsang Garcelis
casabay ang yacap sa bating guinamit

Principe Garcelis ang tua,i, sabihin
sa cay Reynaldo ng̃ doo,i, dumating,
itong humahanap naman ay gayon din
nitong pagcaquita sa pinsang butihin.

Dalauang magpinsan cusang tumiualag
sa harap ng̃ hari at consejong lahat,
cusang inalihim itong paguusap
pagca,t, may halagang di sucat mahayag,

Uica ni Reynaldo pinsan cong Garcelis
caya ca hinanap na aco,i, nagpilit,
ang ibabalita ang aquing ligalig
nangyari sa Turquia ng̃ aco,i, umalis.

Uliniguin pinsan ang ipagbabadia
ang lacad cong ito ay galing sa Turquia,
sa aquing nilacbay butihing Princesa
na pangulong dilag na si Floresinda.

Di cauasang hirap ang pinagdaanan
sa pinagsadia cong pangulong carictan,
dang̃an ang pagibig siyang umaacay
di co matitiis ang pagayong bagay.

At ang catunayan ay maniuala ca
ang lagay cong ito,i, galing sa sentencia,
aco,i, pupugutan ng̃uni,t, ang Princesa
pinaualan aco,t, pinaalis muna.

Ito nğa ang tulot niyaong calañgitan
sa pinagsadia co na tañging carictan,
sa tinamong oo at nayaring tipan
na cami ang siyang magesposong tunay.
At ang catunayan aco,i, siyang sinta
na aming tiribay na di magiiba,
baga man at mora ang bunying Princesa
tumangap nğ binyag nğayo,i, cristiana na.
Nğ aco,i, umalis ang aming tipanan
nğ.casing Princesa na anac nğ Sultan,
palipasin munang mğa ilang arao
saca co dapitin na siya,i, paronan.
Caya ca hinanap ito,i, siyang dahil
na cucuhang payo nğ dapat na gauin,
daanin sa calis di marapat mandin
at pañgit sa puri lalo,t, para natin.
Sa ito,i, matanto nğ pinagsabihan
malaqui ang lugod sa caniyang pinsan,
diyata at may yari cayong salitaan
nğ balitang dilag na anac nğ Sultan.
Sa gayong sinabi puso co,i, guinalac
nitong quinamtan mong daraquilang dilag,
saca ang Princesa,i, tumangap nğ binyag
napasoc sa campon nğ Virgeng marilag.
Caya ang magaling na doo,i, pagcuha
pinsan cong Reynaldo sa bunying Princesa,
pumasoc nğ lihim sa Imperiong Turquia
huag magpamalay sa turcong lahat na.
Nğuni,t, mahirap pa catoto co,t, pinsan
cung magiisa cang doo,i, maglalacbay,
malaquing totoo ang capanğaniban
sa capal nğ turcong iyong daraanan.
Caya cung gusto mo catoto co,t, irog
antabayanan ta lamang na matapos,
gayac na torneo lamang ay madaos
aco ay sasama sa Turquia,i, pagpasoc.

Dili malalao,t, gagauin sa plaza
gayac na torneo sa buying Princesa,
pagcadaos nito,i, sasamahan quita
at ating dapitin ang casi mo,t, sinta.
At sa pagparoon ang gauin tang tiquis
ang turco,i, parisan ng̃ suot na damit,
at bahala quitang gumaua ng̃ litis
ng̃ maquilala ca ng̃ casi mo,t, ibig,
Sacaling mahayag ang gauang lihim ta
at taglay na natin ang bunying Princesa
cahit magcagulo ang turcong lahat na,
sa talim ng̃ calis nama,i, bahala na.
Ito,i, siya nilang pinagcasunduan
gagauing torneo,i, aantabayanan,
at capag catapos siya,i, sasamahan
ng̃ pinsang Garcelis sa Turquiang bayan,
Itong si Reynaldo,i, tambing na nalagac
sa reynong Berbania sa gayon hicayat,
ng̃uni,i, ang isay-say yaong nauacauac
na si Floresindang natapon sa dagat.
Yaong pagca silid sa loob ng̃ caban
sa guitna ng̃ dagat at linutang-lutang,
sa daquilang biyaya ng̃ Virgeng marang̃al
ang uhao at gutom di dinaramdam.
Ang bunying Princesa,i, hindi tumitiguil
sa Virgeng devota pag tauag pag daing,
at ang ualang patid niang pag dalang̃in
Jesus co ania aco po,i, tang-gapin,
Sa gayong dalang̃in at mg̃a pag luha
ang Virgeng Maria,i, naglauit ng̃ aua,
nacatuntung sinag na parang himala
ay naguing patnugot hangang mapayapa.
Baga man nalaon sa linutang-lutang
sa guitna ng̃ dagat ang nasabing caban,
nitong nasa loob na pinarusahan
sa ampon ng̃ Virgen ay hindi namatay.

Caya ñga ang caban ay doon na pad-pad
sa isang bay-bayin at tabi ng̃ dagat,
ito ay sa Virgeng tangquilic na lahat
isang mang̃ing̃isda caban ay namalas.

Itong mang̃ing̃isda ano,i, sa matanao
ang cabang malaqui na lulutang-lutang,
guinamit ang banca caguiat nilapitan
hangang napaguilid tambing na inacay.

Pag dating sa tabi binucsan pagdaca
matanto ang laman ay isang princesa,
ng̃ sa mang̃ing̃isdang ito ay maquita
ganaualang loob sa tacot na dala.

Ng̃ sa mang̃ing̃isdang maquilalang tunay
sinidlang ng̃ sindac laquing alang-alang,
ng̃uni at nang̃usap ang princesang mahal
ng̃ laquing salamat dito sa nagpagal,

Sa malaquing biyaya at quinamtam palad
nitong bagong buhay sa dusa,i, naligtas,
di matapos-tapos ang pasasalamat
una,i, sa devota,t, dito sa naghirap.

Guinoo ang uica nitong nagcautang
anong dapat caya maguing cabayaran,
sa cautang̃an co sa guinauang pagal
na iyong pagsaguip sa nilutang lutang.

Mang̃ing̃isda nama,i, hindi macaimic
dito sa nangyaring hindi mapag isip,
ang isang princesa cung baquit nasilid
sa malaquing caban natapon sa tubig.

Ng̃uni,t, nag usisa bunying princesa
maguinoo,i, aling lugar ito baga,
anitong tinanong ito po ay Villa
na nasasacupan ng̃ Reynong Berbania.

Ito po ang lugar na pinacadulo
na nasasacupan ng̃ Berbaniang Reyno,
na cung lalacarin malayong totoo
ang apat na buan palad na banta co.

Ani Floresinda sa taong causap
bunying maguinoo,i, di caya madapat,
na aco,i, ampunin ibilang sa anac
at doon sa iyong bahay ay malagac.
Sa ito,i, marinig niyaong nacapulot
malaquing ligayang sa puso,i, lumoc-loc,
princesang nasaguip tambing na quinupcop
sa isang capatid doon iniayos.
Nḡ natitira na,t, naquiquicapatid
bunying Floresindang sa taong sumaguip,
ang damit princesa ay agad inalis
nag damit Villanang parang taong buquid
Hangang natitira sia,i, naggagayac
nḡ damit lalaquing sa conde ay huad,
na sucat gamitin cung sia,i, maglacad
sa alin man reyno at mḡa ciudad.
Pagca,t, inacala sa boong panimdim
ang reynong Berbania ay caniang lacbain,
sintang si Reynaldo,i, ang siang paghanapin
na hindi tutugot saan man dumating.
Gayon ang acalang sa puso,i, tinibay
nitong nacalibreng parang bagong buhay,
hangang di maquita ang sintang pumanao
sa gauang paghanap hindi magtatahan.
Nḡ macayari na nitong pag-gagayac
na damit nḡ conde at iba pang sangcap,
coleto,t, espada cagamitang lahat
ang isang guerrero ang siang catulad.
Nḡuni,t, ang sabihin buhat nḡ matira
sa taong sumaguip ang bunying Princesa,
ang mḡa pastores ay nanḡabalisa
dito sa nabagong himala nḡ ganda.
Pageat hindi tanto nila,t, nababatid
na yao,i, Princesang may danḡal na quipquip,
ang boong acala,i, isang taong buquid.
butihing villana na tanḡi sa diquit.

Caya nğa ang lugar na dating malungcot
na tinitirahan nitong nacapulot,
ay sumayang labis dahilan sa handog
nğ catuaang alay nğ nagsisi-irog.
Ang parang capatid na tinitirahan
laguing ala-ala sa ganitong bagay,
sa nanğag sasadiang pobre,t, mayayaman
nğuni,t, sa Princesa malayo,t, alanğan.
Saca ang Princesa sa caniang tinğin
sa nanğagsasadia tantong naglilihim,
na binabagayan balang causapin
managot pa,i, pauang cababaa,t, hinhin.
Sa cay Floresinda ito nğa ang gaua
nğ paquiquibagay sa nanğag sasadia,
caya gulong gulo ang mğa binata
sa panğanğasaua ang boong adhica.
Ito ang panimdim nğ parang capatid
caya di macuhang munti may umalis,
sa pagaalaga,t, baca ang masapit
ay tampalasanin nğ nag sisi-ibig.
Sa gayon nğ gayon hindi na mabata
nğ parang capatid ay ni Floresinda,
cung minamabuti bunsong sinisinta
sa nanğagsasadia sana,i, paquilala.
Cung mabatid nila ang calagayan mo
na isang Princesa,t, di hamac na tao,
di mag aacala ang isang villano
sa pagca,t, alanğan suminta sa iyo.
Ang lagay mong iyan lagui cang panğanib
pagca,t, villana ca sa canilang masid,
hindi mauaualan nğ masamang isip
na pagbudhian ca nğ hindi matuid.
Yaon po,i, totoo ani Floresinda
dapat na mag-ingat sino mang dalaga,
nğuni,t, ang pag-ibig nama,i, calidad na
nğ mğa binata lalo,t, bagong quita.

Ang tua po nila,i, ating pairugan
pagca,t, sa ligaya ang pinagmumulan,
ibinibilang co isa co pang utang
na dapat gantihin sa capanahunan.

Caya ang pangamba,i, iuala sa isip
na sa aqui,i, gauin ang hindi matuid,
cung magcagayon po,i, ang bahala,i, calis
ang siang pupugot sa masamang nais.

Ang parang capatid sa gayong tinuran
hindi na tumugon ng anoman lamang,
at hindi malayo sa isang may dangal
baga ma,t babai may lacas at tapang.

Baga ma,t, ang aniong aquing naquiquita
quilos na may lacas at taglay na sigla,
ang mga villano nama,i, ipagbadia
na nagsisi-ibig sa cay Floresinda.

Nag calat sa villa ang mga usapan
nabagong dalaga sa gayong carictan,
caya lumalao,i, lalong cumacapal
ang nangagsasadiang cabagontauhan.

Tanang nagnanasa sa pangangasaua
daming naghahandog ng icasasaya,
na tugtugang gaui ng tao sa Villa
catuno ng auit ng mahinhing canta.

Ang taong buquirin ay ating talastas
pinacadaquilang gamitin sa galac,
ang manga guitara cabalo,i, pagacpac
pito at barimbao mga castaniyetas.

Cung hapo,i, masaya at casalucuyan
nangaghaharana ang nagsisiligao,
nacatutulig din sa di nasasanay
sa ingay ng tugtog at manga cantahan.

Ang ganoong saya,i, hindi macalimot
sa cay Floresindang may sama ng loob,
dahil cay Reynaldo hindi natatalos
ang pinatunguhan ng gabing naglagos.

Ito ang dahilan tuing sumaisip
cung saan naroon ang sinta at ibig
sa reynong Bohemia,i, paronan ang nais
ala-ala nama,i, ang pagcacalihis.

Sapagca,t, ang uacas na pinagusapan
nilang magsingibig ng̃ gabing paualan
ay magbabalic ding di maluluatan
sa Turquia at dahil sa nayaring tipan.

Siyang nagbibigay na di masauata
ng̃ lumbay sa puso tuing magunita,
sinta cung magbalic siya nam,i, uala
sa gayon ay anong aasalin caya.

Macaila caya na hindi mabatid
na aco,i, nadusta,t, natapon sa tubig
sa hatol ni ama dahilan sa galit
ng̃ aquing paualan ang sintang umalis.

Sa cagugunita bubuntong hining̃a
itong namamanglao na si Floresinda,
guniguni nia,i, ang gulo sa Turquia
cung hindi siya datnan ng̃ casi at sinta.

Caya at uinicang tuno sa himutoc
sa quinacausap na malayong irog,
cung aco,i, patay na na iyong matalos
magaua mo caya ang baba ng̃ loob.

Acala co ibig ay tantong hindi na
na magagaua mo na paris ng̃ una,
cahit duhaguinin cusang binabata
ng̃ayon sa banta co bang̃is ng̃ vibora.

Guniguning ito,i, siyang nagsasadlac
sa caniang dib-dib ng̃ matinding hirap,
mana,i, sumaisip ang siya,i, maglacad
ang puso,i, libang̃in sa tabi ng̃ dagat.

Doon sa paglacad at paglilibang niya
may dalauang tao na nasundan siya,
parejong binatang may iniuing sigla
na nagpapaclihan ng̃ ganitong badia.

Ang uica nĝ isa dito sa causap
aco,i, napaalam sa ama cong liyag,
reyno,i, lalacbain cahit anong hirap
dangan di mangyari,t, aayao pumayag.

Tugon nĝ causap ay baquit catoto
sa gayong calayo ay lalacbain mo,
di mo baga tanto sagot nĝ may gusto.
ang nababalitang gagauing torneo.

Ang larong torneo,i, atin namang tatap
sa balita lamang at di namamalas ,
tayong taong parang malaqui nĝ palad
na macapanood nĝ ganitong galac.

Yaon bay totoo anang isa naman
anang namalita ay cahapon lamang,
di anhi,i, marami ang nagcacapisan
Principe at Duqueng ibat ibang bayan

At natitipon dao sa loob nĝ corte
ang tanang guerrerong Marques mĝa Conde
may mĝa lahoc pang Haring sinasabi
nagsipamalita,i, dumating cagabi.

Baquit ang balita sa gayong torneo
mantenedor nilang yari sa consejo
ang salot sa digma na si Reynaldo
na hinahanĝaan nĝ mĝa guerrero.

Anac na mabait bugtong na iisa
nĝ haring D. Pedro sa Reynong Bohemia.
quinacatacutan sa pag babatalla
at pinanĝilagan nĝ mĝa Morisma.

Cung caya inibig nĝ boong cabildo
maguing mantenedor bantog na Reynaldo,
tanang torneantes na nanĝaĝ sidayo
hindi magagawa ang sila,i, maglilo,

Caya aco nama,i, parang nagaganiac
cahima,t, malayo tiisin ang hirap,
ibig cong maquita ang balitang ticas
yaong casabihan sa tapang at lacas.

Itong naquiquinig sa gayong paclihan
malulucso halos sa nanga paquingan,
parang nacatuclas ng̃ daquilang yaman
o isang Victoriang dimahalagahan.

Sa galac ng̃ puso dito sa narinig
sa tahanang bahay madaling nagbalic,
at saca nang̃usap sa parang capatid
ng̃ ganitong uica icao po ay maquinig.

Di caya mangyari capatid cong liag
yayamang dalisay ang puso mo,i, tapat,
cung mamatamisin aco po,i, ihanap
ng̃ isang cabayong sacyan sa pag lacad.

Sapagca po,t, aco ay aalis muna
saglit na titingnan ang Imperiong Turquia,
tiquis nagcaila,t, ipinaglihim nia
itong lalacbaing reynong Berbania.

Itong hinilingan humanap na tambing
pinili ang lalong cabayong magaling,
ay hindi nalaon at nacaquita rin
ng̃ tama sa gusto nitong humihiling.

Ano,i, sa magayac ang piling cabayo
caguiat inilabas ingat na vestido,
isinoot nang̃a,t, ang uica,i, ganito
sa parang capatid na abang Villano.

Capatid cong casi ang uicang tinuran
yaring pag alis co,i, huag cang malumbay
hindi malalao,t, babalic na tunay
at gagantihin ca sa capanahunan.

Caguiat iniabot ang caniyang sing-sing
sa parang capatid niyang lilisanin
tangap magdalita,t, pagdamutan guilio
sa ubod ng̃ puso ay doon nanggaling.

Sing-sing ay inabot nitong pinag bigyan
sa tapat na puso ng̃ pinangalingan,
bagama,t, may tua malaqui ang lumbay
sa parang capatid na biglang papanao.

Ng̃ macapag soot butihing Princesa
nitong damit condeng taga Saragosa,
ticas na bayani ay caguicla-guicla
niaong pagca acma sa iniuing ganda.

Ang parang capatid sa ito,i, matingnan
sa tindig at quias at cabayanihan,
dati mang casama ay naguitlahanan
sa tayong naquitang caayos ng̃ tapang.

Ng̃ macagayac na,i, quinamayang tambing
ang pobreng Villanong caniyang lilisanin
at saca lumacad sa ticang tung̃uhin
tulin ng̃ cabayo,i, lumilipad mandin.

Anaqui ay limbas o ang dromedario
niyaong catulinan ng̃ piling cabayo
ng̃ pagmamadaling sapitin ang reyno
na quinalalaguian ng̃ sintang Reynaldo.

Ang mag hinto-hinto,i, halos di macuha
nitong nagnanasang sapitin ang tica,
ang taning na arao nama,i, dumating na
ng̃ pagtotorneo sa reynong Berbania.

Ng̃ nagagayac na sa plasa ng̃ dang̃al
ang nang̃agsidayong Principes na tanan,
Conde,t, mg̃a Marques at iba pang mahal
pauang nagnanais sa famang cacamtan.

Nayari sa hunta at real cabildo
dito sa gagauing daquilang torneo,
mantenedor nilang botos sa consejo
ang taga Bohemiang Principe Reynaldo.

Sa pagcacatipon niaong caramihan
ang haring Enrico,i, nag utos pagcuan,
sa nang̃alilimping pauang mg̃a mahal
bunying mantenedor ang paseo,i, mulan.

Itong mantenedor siang pagtayo na
sa calaguitnaan ng̃ calac-hang plasa,
tulo,y, itinaas ang tang̃ang bandera
at sa caramihan ganito ang badia.

Cayong nañgaritong purong mña mahal
may mña sariling hustong cabaitan,
tungcol sa ganitong mña catuaan
gauang paglililo,i, sucat pag-iñgatan.
At bucod sa rito inyo nğ talastas
nasusucob cayo sa banderang hauac,
ang balang maglilo,t, may acalang sucab
ay ualang hahadlang sa parusang dapat.
Caya camahala,i, uliningin ninyo
itong cautusang lacad nğ torneo,
anim na sacsacan lamang ang hiñgi co
piliting magaua ang pagcacatalo.
Saca iniutos sa nagcacapisan
nitong mantenedor ang paseo,i, mulan,
ilagay sa ayos nitong camahalan
ninyong nañga ritong may iniuing dañgal.
Dito na guinaua ang pagpapaseo
guimbal ay tinugtog at mña musico,
di hamac ang tua nğ haring Enrico
sa bumugsong galac nğ Berbaniang reyno.
Paseo,i, matapos nañgusap sa tanan
itong mantenedor ganito ang saysay,
ang taga Cerdeniang Principeng marañgal
paguitna nğ una,t, mili nğ calaban.
Sa uinicang gayon ano,i, sa marinig
nitong inutusang Principe Darcenis,
espada,i, binunot sabay sa pagtindig
tumayo sa guitna,t, ganito ang sulit.
Cung sino sa inyo sa naritong tanan
may hañgad nğ fama sa Princesang mahal,
ay lumabas nğayo,t, aquing hinihintay
ang balang may nais sa campo nğ dañgal.
Sa paghamong ito,i, nagtindig pagdaca
marahas na duque na taga Bretania,
nuhang pasintabi sa hari,t, Princesa
at sa mantenedor na puno sa plasa.

Cauculang galang ano,i, sa matapos
itong humahamon ay siang dinulog,
ang uica,i, Principe timbang at pag-ayos
at aco ang siang sa iyo,i, susuboc.

Tugon ng̃ Principe o duqueng pang̃ahas
di cana nang̃ambang sa aqui,i, humarap,
anitong lumapit dagli sa pagtalad
siang pagbubungo ng̃ capua lacas.

Sinapit ang taning nitong cautusan
na pagtotorneo anim na sacsacan,
hindi nag cacuha dalauang naglaban
itong mantenedor sia ng̃ pag hadlang.

Cayo,i, magsitiguil o iisang sigla
dalauang inauat namamanhic sana,
alisin ang taning sa pag babatalla
sa cahahanganan ay bayaan sila.

Hindi mangyayari anitong sumauay
magsitiguil cayo o iisang tapang,
ang taga Toscana ang paguitna naman
sa tanang narito,i, mili ng̃ calaban.

Ano,i, sa marinig ang utos na ito
ng̃ taga Toscanang condeng Belisario,
nuhang pasintabi tumayo sa campo
at sa caramihan ang uica,i, ganito.

Cayong natitipong caballerong lahat
caya nang̃agsadia ay dang̃al ang hang̃ad.
cung sinong may gusto sa paquiquitalad
ano,t, natitiguil at hindi lumabas.

Sa gayong paghamon ay di nacatiis
ang bunying Principe na taga Napoles,
na di nagugulat na si D. Garcelis
sa tanang doroo,i, siya ang lumapit.

Marahas na Conde ang ipinang̃usap
bunot ang espada aco ang tatalad,
at susubuquin co iyang pang̃ang̃ahas
ng̃ pamamansa mo,t, paghamon sa lahat.

Tugon nitong Conde Principe,i, bayaan
ang maraming sabi,t, quita ay maglaban,
siang pagtatagpo ng̃ capua tapang
plasa,i, nayayanig sa mg̃a sacsacan.

Malaqui ang lugod ng̃ bunying monarca
dito sa naglaban bayaning dalaua,
ng̃uni cay Garcelis ay tantong nang̃amba
tanang na nonood sa caniang sigla.

Caya ng̃a,t, sa taning nitong paglalaban
cautusang anim na mg̃a sacsacan,
ay hindi lumagpas at agad nahapay
Conde Belisario sa lupa,i, nabual.

Tambing na lumapit itong mantenedor
dito cay Garcelis muling pinahamon,
itong nagtagumpay naguica ng̃ gayon
labas ang may gusto sa nang̃a titipon.

Nag tindig ang isang daquilang bayani
nasa Masedonia,i, marang̃al na Duque,
ang uinica,i, hintay bantog na Principe
at ibabaui co ang condeng naapi.

Duque,i, magmadali uica ng̃ Principe
tangnan ang espada ang ipinagsabi,
agad nag sagupa ang camuc-ha,i, tigre
ng̃ isa,t, isang lacas na sarile.

Principe Garcelis ay di natagalan
ang calabang Duque sa lupa,i, nahapay,
humamon pang muli itong nagtagumpay
sa Principe,t, Condeng doo,i, napipisan.

Uica ni Garcelis caballerong lahat
baquit natitiguil at di magsilabas,
di magsamantala yayamang may oras
at itong torneo biguian nating uacas.

Sa paghamong ito,i nacutia ang tanan
nag sunod-sunod na ng̃ paquiquilaban,
Principe,i, namucod niaong calasan
ang balang lumapit sa lupa,i, nabual.

Sa nangyaring ito,i, ang Hari,t, Princesa
caunaunahang sumigao ng̃ viva,
pauang nagsitugon ang nasa sa plasa
musico,i, tumugtog sabihin ang saya.

Aniong umuugong ang vivang matabil
dito sa nag uaging fama ay quinimquim,
nagca taon naman na siang pagdating
nitong damit Conde Principeng butihin.

Cabayo,i, piniguil sa guitna ng̃ plasa
nitong damit Condeng taga Saragosa,
sa tapat ng̃ balcon lumapit pagdaca
nagbigay ng̃ galang sa Hari,t, Princesa.

Ang galang na bigay bunying Soberano
at icao bathala diquit ni Cupido,
ang payapang oras naua,i, camtan ninyo
sampung tanang grandes na nang̃aririto.

Nadulit ang tanang mg̃a torneantes
sa quias ng̃ Conde at iniuing tindig,
anang isa,t, isa,i, tila si Adonis
o ito,i, Cupidong Dios ng̃ pag-ibig.

Ano pa,t, ang vivang hindi magcamayao
dito sa nagtamo ng̃ famang quinamtan,
napahinto dahil sa caligayahan
mata,i, nang̃a uili sa Condeng marang̃al.

Napisan ang titig ng̃ mata ng̃ lahat
dito sa dumating sacbibi ng̃ dilag,
ang tanang guerrrerong nagsisipagmalas
nagsipanaghili sa ganoong quias.

Sampo ng̃ butihing Princesa Cecilia
dang̃an cay Garcelis ay natatali na,
ang boong pagibig sana,i, cong hindi pa
nabuhos sa Conde ang boong pag sinta.

Ng̃uni,t, itong Conde matapos magbigay
sa Hari,t, Princesa ng̃ lahat na galang,
nuhang pasintabi,t, sinabi ang bagay
na ipinaglagos cahit malayo man.

Ualang ibang dahil monarcang mataas
ng̃ biglang pagdating sa mahal mong harap,
ang tica ng̃ puso,i, lumahoc cung dapat
sa larong torneo sa Princesang dilag.

Saca sa damdam co ang palad co,i, lihis
at tila huli na ang dito,i, pagsapit,
marang̃al na Conde sa Monarcang sulit
torneo,i, tapus na,t, banta co,i, narinig.

Sa iyong pagdating cung uala pa sana
quinahuhulugan ng̃ daquilang fama,
o bayaning Conde sino,t, alin baga
ang macatatangui na di ilahoc ca.

Itong mantenedor ay napapatiguil
sa quias ng̃ Conde na bagong dumating,
ang tabas ng̃ muc-ha matay mang uariin
pilas sa Princesang sinta nia at guilio.

Caya sa sarili ang ipinag say-say
itong bunying Conde ay isang larauan,
para cong naquita ang casi co,t, buhay
mapanglao cong puso,i, naibsan ng̃ lumbay.

Sa lalaquing ito,i, sino caya baga
ang hindi iibig cung ito,i, maquita
bulaan ang hinhin ng̃ mg̃a Princesa
na di aaquitin sa gauang suminta.

Si Guideborgoña aquing casamahan
pang̃ulo sa Francia cung sa cagandahan
itong bunying Conde lumalo pa naman
tila hihiguit pa cung iyaagapay.

Ng̃uni,t, ito namang bunying Floresinda
ang sintang Reynaldo ng̃ caniyang maquita,
siyang mantenedor hauac ang bandera
tinipid ang bugso ng̃ boong ligaya.

Tuua,i, iquinubli,t, parang hindi pansin
ang pinag lamayang hinanap na guilio,
sa haring Enrico,i, umulit nag turing
ganito ang samo Monarca ay dinguin.

Cung mamarapatin ng̃ Vuestra Altesa
at nang̃atitipong grandes na lahat na,
baga man nahuli pairugan nila
aco,i, malahoc din sa sinadyang saya.

Pacundang̃an na po Altesang marang̃al
pagal sa malayo na pinangaling̃an
cahima,t, nahuli ay pagcalooban
aco,i, maquihamoc sa sino man dian.

Ito,i, siyang hiling bunying Soberano
ng̃ capos na palad na Condeng dumayo,
di man magca fama sa pag totorneo
sucat ang nasabing nalahoc din aco.

Caya ng̃a Monarca iyong marapatin
na pagbibigyan loob itong bagong dating,
cung baga,t, itulot itong aquing hiling
mantenedor mo po,i, siyang calabanin.

Pagca,t, bucang bibig ng̃ mg̃a guerrero
ang pagca bayani ng̃ mantenedor mo,
tua ang umacay sa aquing pagdayo
mapanood lamang sa guitna ng̃ campo.

Nadulit ang hari sa pagayong say-say
caya ng̃a,t, sumagot o Condeng marang̃al,
tila di malayong cayo,i, may tanimam
baquit sa torneo ninyo idadaan.

At bucod sa rito o Condeng butihin
cundi man sa budhi gauang pagtatanim,
ay uala sa utos ang ganiyang hiling
isang mantenedor ay cacalabanin.

Tugon nitong Conde Altesang marang̃al
dico maialis ang aco,i, bintang̃an,
ng̃uni,t, ualang hang̃ad yaring calooban
cung hindi ang boong tua ang iyalay.

Ang tang̃i sa roon hindi caquilala
bunying mantenedor na cung sino sia,
uala pong taniman at maniuala ca
ang aquing paghamo,i, acay ng̃ ligaya.

Sa pagayong hiling caguiat tinulutan
ang gusto ng̃ Conde na sila,i, maglaban,
itong mantenedor ay pinagutusan
na ang bagong dating ay paquibacahan.

Sa torneo ninyong gagauing dalaua
aco ang hahatol uica ng̃ Monarca,
sa dating palacad ay huag sasala
anim na sacsacan ay mang̃ag pahing̃a.

Uica sa sarili nitong si Reynaldo
aba mg̃a lang̃it anong gagauing co,
sa ganitong daming naritong guerrero
aco ang napili nitong Condeng ito.

Paanong gagauing co ng̃ paquiquilaban,
cung saca sacaling ito ay masactan
dapat cong damdamin sapagca,t, larauan
irog cong Princesang tang̃i ng̃ carictan.

Caya aquing camay magpacatimbang ca
sa ganitong anyo,i, maalang-alang ca,
ng̃uni,t, itong Conde naman ay nagbadia
bunying mantenedor lapit at dali na.

Ani Floresinda sa sarili lamang
magpacaing̃at ca marahas cong camay,
malasin ang sinta,t, sia mong calaban
baca mag tacsil ca na iyong sugatan.

Dito na nagharap sa guitna ng̃ plaza
itong mantenedor at Condeng masigla,
tanang nanonood ay naliligaya
sa gandang lalaqui ng̃ isa at isa.

Ng̃uni,t, ala-ala niaong caramihan
ang laquing pang̃anib na pagdaraanan,
nitong abang Conde pagca,t, ang calaban
ang salot sa digma malacas matapang

Ng̃ magca harap na,i, nang̃usap ang Conde
ang mata,i, talasan mahal na Principe
at ang aquing pica,i, bang̃is ng̃ serpiente
dating nag hahapay sa lalong bayani.

Marilag na Conde tugon ni Reynaldo
gauang pag-iiñgat ay lahi ñg tao
ñguni,t, ang serpiente na may pitong ulo
dating pinupucsa ñg mña camay co.

Anang Conde naman Principeng masigla
ñg di ca masahol sa pagbabatalla,
aquing aalisin ang talim ñg pica
ang puño na lamang sa iyo,i, sucat na.

Ñg cay Reynaldong maquita,t, mabatid
ang pica ñg conde talim ay inalis,
sibat niang hauac naman ay pinihit
at ang puño,i, siang ilalabang tiquis.

Maraming namaang sa bagay na ito
ang gayo,i, bihira sa pagtotorneo,
anang isa,t, isa,i, itong Condeng ito
ay dating bihasang tumayo sa campo.

Malaqui ang galac ñg Haring marañgal
dito sa dalaua ñg pagmamahalan,
ñg maquitang ualang sacbat na anoman
inalis ang taning ñg mña sacsacan.

Nagsagupa nañga bayaning dalaua
ualang mña talim ang hauac na pica,
humañga ang hari at iba,t, iba pa
sa dahas ñg Condeng taga Saragosa.

Itong si Reynaldo sa paquiquilaban
ang dahas ñg Conde,i, inaalalayan,
malaquing pañganib at baca masactan
ñguni,t, namamangha niaong calacasan.

Anyong nauiuili ang mata ñg lahat
nitong panonood sa ganoong lacas,
ay siang pagdating nanasoc sa ciudad
caramihang turco,t, si Reynaldo,i, hanap.

Ang apat na libong turcos ñg dumating
itong si Reynaldo,i, siang huhulihin,
ang general nila,i, naguica ñg tambing
narito ang lilong hinahanap natin.

Pagca uicang gayon quinubcob pagdaca
itong si Reynaldo,i, huhulihin nila,
dalaua,i, nag bitao nḡ hauac na pica
binunot ang sacbat na mḡa espada.

Sapagca,t, naquita nitong bunying Conde
na ang huhulihin ang canyang casi,
dito inaubos ang tapang at licsi
sucat cagulatan sa pamamayani.

Dalauang nag laro,i, nagcaisang loob
nḡ pamimiyapis sa calabang turcos,
Principe Garcelis sa ito,i, matalos
binunot ang calis at biglang lumusob.

Ang apat na libong turcong nacalaban
saan man patunḡo ang natatagpuan,
dagoc na mabilis nitong camatayan
nḡ mḡa bayaning nagsama,t, nagpisan.

Humanḡa ang madla sa tapang at licsi
dito sa catoto na bayaning Conde,
sa sigla at dahas catapanḡa,t, licsi
ay anac sa campo nḡ balitang Marte.

Principe Garcelis Reynaldong magpinsan
parang pinapalis ang quinacalaban
mḡa lilong turco nḡ di macatagal
pauang nagsitacbo ang natirang buhay.

Caguiat na nagtuloy sa Imperiong Turquia
at ipinagsabi sa gran Sultang nila,
lilong si Reynaldo ay nasa Berbania
sa sacop nḡ Haring Enricong masigla.

Aming hinihinḡi ay ayao ibigay
nḡ haring Enrico sa Berbaniang bayan,
nḡ aming macubcub cami,i, nilabanan
at nilusob cami nḡ sang caharian.

Baquit si Reynaldo,i, may casama-sama
isang bunying Condeng taga Saragosa,
siang nag pahirap sa aming lahat na
datapua,t, cauanḡis nḡ aming Princesa.

Sa bunying gran Sultan ng̃ ito,i, matatap
siyang maglalacbay sa galit na hauac,
ang malaquing hocbo agad iguinayac
sa reynong Berbania,i, siang igugubat.

Ito,i, siang hanga ng̃ Haring Enrico
pag di ibinigay ang lilong Reynaldo,
ng̃uni,t, ang sabihin ang naiuang tatlo
na naguing calaban ng̃ nagtacbong turco.

Sa gayong batalla,i, ang pinangyarihan
naguing parang sanla ng̃ pag-iibigan,
nitong si Reynaldo at Condeng marang̃al
at si D. Garcelis na caniang pinsan.

Ang Berbaniang reyno sa mapayapa na
sa pag totorneong parang naguing guerra,
iguinayac naman ang malaquing piesta
nitong pagcacasal sa bunying Princesa.

Di hamac ang saya ng̃ sang caharian
dahil sa Princesa nitong pagcacasal,
lalo ang Monarca laquing catuaan
sa cay D. Garcelis na caniang manugang.

Ang sang caharian matanda at bata
pauang nag hahandog ng̃ icatutua,
larong sari-sari sucat icamangha
salba sa muralla halos ualang tila.

Sa ganoong saya ay tang̃i na lamang
itong si Reynaldo ang siang may panglao
palaguing malungcot ng̃uni,t, minamasdan
ng̃ catotong Conde ang caniang asal.

Luha,i, tinitipid tuing mamasid nia
asal na malungcot ng̃ caniang sinta,
di naman mangyaring agad paquilala
pag ilag sa pula ng̃ macaquiquita.

Sa gayong calaquing dusang tinitiis
parang tinitibag ang canian dib-dib
ng̃uni,t, cay Reynaldo cung sia,i, malapit
panglibang na tua ang iguiniguiit.

Nĝ lumipas-lipas ang galac nĝ fiesta
niyaong pagcacasal sa bunying princesa
itong si Reinaldo,i, di inang balisa
sa cay D. Garcelis ay lumapit siya.

Sa pinsa,i, inulit ang canilang gayac
niyaong pagparoon sa Turquiang Ciudad
tantong malaon na inip na di hamac
ang anac nĝ Sultan na casi co,t, liag.

Pag uusap nila,i, tantong nagmamasid
itong bunying conde sadiyang naquiquinig
dito sa dalawa naman ay lumapit
saca inusisa nĝ ganitong sulit.

Di caya mangyari o mĝa catoto
aco,i, pagtapatan sa itatanong co
cayo ay may lacad sa paquiramdam co
tila may malaquing bagay sa banta co.

Tugon ni Garcelis o condeng butihin
di ugaling mahal ang gauang maglihim,
dinguin mo catoto,t, aquing sasabihin
ang naino mong mĝa usap namin

Pagca,t, ang Principe sa reynong Bohemia
may tipanan cami na pasasa Turquia
caya di natuloy ang nacaantala
ang pagtotorneo dito sa Berbania.

Nĝayo,i, nadaos na ang caabalahan
hanĝad ang matuloy sa aming gayacan
sanhi sa princesa sa Turquiang calac-han
yari sa canilang mahigpit na tipan.

Catoto cong Conde ito po ang dahil
ang nai-ino mong mĝa usap namin
butihin Princesa,i, darapitin namin
pagca,t, sa panĝaco,i. hindi manĝunĝuling.

Guinalac ang Coude dito sa narinig
sa tapat na sagot nĝ buniyng Garcelis,
lihim na ligaya,i. lumucloc sa dib-dib
dito sa dalaua ay inalilinĝid.

At sa catunayan ng̃ ganitong say-say
o mg̃a Principeng aquing caibigan,
daquilang ligaya ang aquing quinamtam
sa di pagcacait at pinagtapatan

Caya ang hiling co cung minamarapat
pagca,t, sa dib-dib co,i, tumubo ang hang̃ad
aco,i, ipagsama sa gagauing lacad
na maguing icatlo hindi mang cagayac.

Tugon ni Reynaldo,i, marang̃al na Conde
alin dila caya ang sucat magpuri
di siang salamat cung ga mangyayari
at minamatapat ang samahan cami.

Di man po quinusa tica niaring dib-dib
tungcol sa gayacan namin ni Garcelis,
hihicayatin ca o catotong ibig
na camy,i, samahan sa aming pagalis.

Ng̃ayo,i, aling puso ang di maligaya
satapat mong loob na paquiquisama,
di na naquiusap at quinusa muna
ang ina-acalang ipama-manhic pa.

Matapos ang gayong mg̃a salitaan
Principe Garcelis caguiat napaalam,
sa casing Princesa at sa caniang bianan
huming̃i ng̃ tulot nitong paglalacbay.

Ano,i, sa payagan tambing na lumacad
ang magaamigong mg̃a pusong tapat,
itong paglalacbay sabihin ang galac
lalo si Reynaldo halos na lumipad.

Habang lumalacad ay ualang usapan
ang tatlong bayaning magcacaibigan,
cundi ang mabuting gagauing paraan
sa pagdating doon sa Turquiang calachan.

Iniisip nila ang gagauing litis
paraang hindi na magdaan sa calis,
ng̃uni,t, itong conde tantong nagmamasid
sa anio at lagay ng̃ casi at ibig.

Dalaua,i, tumanong sa casamang conde
nğ canilang dapat na gauing mabute,
cung tayo,i, dumating sa loob nğ corte
paraang gagauin na ipangyayari
Ang tugon nğ conde mğa samang guilio
sa iniisip co cung mamarapatin,
cung baga,t, sa Turquia tayo ay dumating
magtuloy sa torre ang isa sa atin.
Saca ang dalaua ay doon lumagay
tapat nğ palacio nğ bunying gran Sultan,
sacaling magulo,i, huag bigyang lugar
ang mğa concejo,t, sordanes na tanan.
Ang isa,i, ilacad ang bunying Princesa
sa dapit licuran naman ang dalawa
ang magsisihabol na cawal nğ Ama
hadlağan nğ tabac sa pananandata
Tugon ni Reynaldo catoto cong Conde
ang gayong paraa,i, pangit sa pagcasi,
cundi sa ganitong casiraang puri
ang ganoong gaua,i, laon nğ nangyari.
At cung magca gayo,i, laquing casiraang
ang casing Princesa,i, bilang sa inagao,
caya ang hanğad co,i, magauan nğ daan
Princesa,i, macuha nğ ualanğ ligam-gam.
Yaon mğa irog ang hanğad co,t, nais
sa cadalisayan nğ aquing pagibig,
ang bunying gran Sultan di hanğad nğ dib-dib
na aquing dulutan nğ ica hahapis,
Ani Floresinda sa sariling loob
ito ang diamanteng puso sa pag irog,
at bihi-bihirang sa mundo,i, sumipot
ang ganitong taong sa pag sinta,i, lubos.
Tugon ni Garcelis yaon nğa ay tunay
ang ganoong gaua,i, pangit sa may danğal,
nğuni,t, itong ating nğayong paglalacbay
hindi natatanto ang casasapitan.

Itong lacad natin ay asahan muna
cundi mañgu-ñguling ang bunying Princesa,
sa luag o higpit ating cunin siya
sucdang magcagulo ang Imperiong Turquia.

Ang aquing pasia ng hindi masinsay
sa utos ng ley at ugaling mahal,
tayo,i, mag siharap sa bunying gran Sultan
causapin sia sa capayapaan.

Sa Sulta,i, sabihin at ipaquilala
ang di natutupad nayari sa junta,
na dapat gantihin ang quinamtang fama
sa pag totorneong guinaua sa plaza.

Sa gayon ay hiñgin sa catahimican
Princesa,i, ipayag na cayo,i, macasal,
at cung di ipayag pagca,t, dating ayao
caipala tayo,i, handa sa patayan.

Na ipabahala sa talim ng calis
ang Turquia,i, haluin at boong sordanes,
at saca ang Sulta,i, ilag mong mahapis
bahalaug umalis ang espadang bitbit.

Ang Conde,i, sumagot sagayong sinay-say
minamagaling co ang gayong tinuran,
cung hindi ipayag ay pabahalaan
sa talim ng tabac licsi,t, catapangan.

Itong si Reynaldo,i, hindi na caimic
dito sa dalauang mga iniisip,
sa gayong pag lacad anopat sumapit
sa sacop ng Turquia parang natahimic.

Ano,i, ng dumating sa lupang Turquia
itong ualang tiguil na magcacasama,
sinungpong ng uhao nama,i, nacaquita
ng bahay villano tatlo,i, lumapit na.

Humiñgi ng tubig itong nanga uhao
di naman nag cait itong dinulugan,
matapos ang gayo,i, pinasalamatan
ang Conde,i, nagtanong dito sa may bahay.

Marangal na pastor ang uica ng̃ Conde
sa itatanong co,i, balitaan cami,
cumusta ang inyong Princesa sa torre
anong buhay-buhay ay ipagparali.

Sagot nitong pastor o mg̃a Altesa
sa usisa mo po sa aming Princesa,
malaon ng̃ lubhang sia,i, namatay na
sa hatol ng̃ Sultan na caniang ama.

At ang naguing sala,i, caya hinatulan
dahilan sa preso niang pinaualan,
pupugutan sana ng̃uni,t, nahadlang̃an
ng̃ mg̃a sordanes at consejong tanan.

Ng̃unit ang nayaring hatol na lumabas
sa bunying Princesang nagtamo ng̃ hirap,
sa caba,i, nasilid at dinalang caguiat
sa pinag tapunang malauac na dagat.

Ang gayong balita ano,i, sa matanto
nitong si Reynaldo,i, nahapay sa tayo,
nalugmoc sa lupa natulog ang dugo
hining̃a,i, tumiguil at ibig lumayo.

Dalauang casama,i, biglang sumacbibi
dito sa naualang loob ng̃ Principe,
itong nag lilihim dang̃an di mangyari
sia,i, paquilala sa sinta at casi.

Sa tinimping habag sa casi at buhay
ang dib-dib at puso ay pinaghiluman,
ng̃ bumugsong habag ng̃uni,t, ang humadlang
ang ing̃at na bait at ang cahinhinan.

Itong nag himatay sa mag sauli na
ang tumapong bait at tatlong potencia,
sabay sa pag mulat ang buntong hining̃a
uica,i, sa aba co bunying Floresinda.

Ng̃ayo,i, aling-hirap ang di nasa aquin
at may dalita pang dico yayacapin,
camatayan lamang ang magpapatiguil
sa ganitong dusa ng̃ dico damdámin.

Diyata irog co butihing Princesa
uala na sa lupa ang iyong hiniñga,
at dina inantay ang iniuang sinta
sa guitna ng̃ hapis sadiang inulila.

Dalauang casama,i, bagama,t, may hapis
siang inalio alio itong tiguib saquit,
ng̃uni si Reynaldo,i, sa laquing hinagpis
dito sa dalaua,i, ganito ang sulit.

Minamatapat co ang cayong dalaua
magbalic na ng̃ayon sa reynong Berbania,
at acong mag isa ang pasasa Turquia
at babacasin co ang naiuang sinta.

Pagca,t, ang buhay cong dustang capalaran
ipauu-baya sa bang̃is ng̃ Sultan,
anhin ang buhay co cung uala rin lamang
naipapayapa mahang̃a,i, mamatay.

O Sultang mabang̃is at sucab sa anac
na di ng̃ hinayang sa ganoong dilag,
sa iyong guinaua capag culang palad
ay papanauan ca ng̃ aquing paglingap.

Dina mahahanap ang paris ng̃ una
galang at pag suyo ng̃ aquing espada,
ng̃ayon ang pagsamong iyong maquiquita
sa iyong guinaua,i, pag higantihan ca.

Ito ang hang̃ad co mabang̃is na Sultan
pagca,t, sa buhay co,i, uala ng̃ hinayang,
damay sa anac mong iyong hinatulan
ng̃uni at pang̃anib cayong calahatan.

Ng̃ayo,i, matiticman ng̃ tanang caual mo
itong salbaynang tabac sa camay co,
pag uala cang palad o Sultang Bayseto
ay caramay carin ng̃ hinatulan mo.

Sacsi co ang cruz ng̃ aquing espada
na dati sa digma na si salbayna,
dina masusucsoc talim sa baina
hangang di magsauang matid ng̃ hiniñga.

Caya mg̃a irog na aquing catoto
ang capamanhican mag balic na cayo,
at aco,i, bayaang pumasoc sa turco
na maquibalita sa sinta,t, buhay co.

Tugon ni Garcelis Reynaldo cong pinsan
hindi mangyayari ang hing̃i mong iyan,
ang lalong mabuti tayo,i, magtuluyan
at sadiang humarap sa lilong gran Sultan.

Ating usisain ang bunying Princesa
tapat na tanung̃in parang embajada,
at tuloy sisihin sa guinaua nia
humatol sa isang taon ualang sala.

Sa Sulta,i, sabihin ang lahat at lahat
sa gayon ng̃ yari ay sia ang sucab,
taning sa torneo cung sia,i, gumanap
anac na Princesa,i, hindi nauacauac.

Sia ay nag firma sa mg̃a correo
sa bando,i, gayon din sa loob ng̃ reyno,
mahal o mababa ang balang manalo
siang mag cacamit ng̃ daquilang premio.

At ng̃ maganap na ang pagayong bagay
nag sucab sa firma at tinalicuran,
at aling matuid ang pinag hang̃uan
itong nagca fama,i, siang hinatulan.

Sa bagay na ito,i, anong naguing sala
niaong hinatulan daquilang Princesa,
na sa pagtatangol ng̃ caniang firma
ang napaquinabang ang quitlang hining̃a.

Ang lahat ng̃ ito ay ipatalastas
sa lilong gran Sultang humatol ng̃ linsad,
at cung magagalit sa gayong pahayag
ang boong Imperio,i, haluin ng̃ tabac.

Ang tugon ng̃ Condeng canilang casama
minamagaling co ang gayong pasia,
caya mg̃a irog tayo,i, lumacad na
ng̃ masing̃il natin yaong palamara.

Ng̃unit mag sa palad na ating galain
boong tabing dagat ay ating lacbain,
paquibalitaan at baca upan din
caba,i, napapad-pad sa mg̃a baybain.

Tayo,i, mag usisa sa nang̃ag dadagat
at mg̃a viajerong nagsisipaglayag,
sila,i, di malayo na macatalastas
o balita cayang canilang natatap.

Minagaling nila ang gayon sinabi
gauang paghahanap na hang̃ad ng̃ Conde,
binaybay ang dagat ng̃ tatlong bayani
at upang maquita Princesang inapi.

Doon sa paglacad sa mg̃a baybain
ang patac ng̃ luha,i, hindi nag titiguil,
nitong si Reynaldo tuing mapanimdim
nasapit ng̃ casi buhay na narating.

Hulipat-hulipan nitong pagdadag-dag
ng̃ matinding dusa habang lumalacad,
ng̃uni,t, pabayaan itong naghahanap
ang reynong Berbania,i, siang ipahayag.

Ang malaquing hocbo.i, dumating pagdaca
ng̃ Sultang Baysetong galing sa Turquia,
pagdating sa campo,i, nagpa embajada
sa haring Enrico daquilang monarca.

Itong embajada,i, nasoc nag tuluyan
sa haring Enrico ganito ang say-say,
ang uica,i, monarca ay iyong paquingan
mahigpit na utos na aming gran Sultan.

Ng̃ayon di,i, ibigay na huag sumala
ang inaampon mong taong palamara,
lilong si Reynaldong na taga Bojemia
sampo niaong Condeng taga Saragosa.

At bucod sa rito monarca,i, paquingan
ibigay mo,t, dili itong cahiling̃an,
ay daratnan cayo,t, dito,i, sasalacay
ang digmang pang salot sa Berbaniang bayan.

Ang tugon ng̃ hari cayong embajada
lagutin ang sabi,t, mg̃a pamamansa,
anong icatacot ng̃ reynong Berbania
sa isang nag balang campon ni Mahoma.

Ito ang sabihin sa gran Sultan ninyo
hindi maliliban at lalabas aco,
at ang hinihing̃ing dalaua catao
napa sa Turquia na,t, sia ang dinayo.

Ito,i, siang sagot ng̃ bunying monarca
dito sa pumasoc na nag embajada,
sa icatlong arao ay ualang pagsala
antain sa campo ang taga Berbania.

Mang̃a embajada ay siang pagpanao
sagot ni Enrico,i, sinabi sa Sultan,
na ualang pagsala,t, sa icatlong arao
ang canilang hocbo sa campo,i, lulual.

At ang iyong lihing sanhi nitong guerra
sucab na Reynaldo at Condeng casama,
sabi ni Enrico napa sa Turquia na
at icao ang siang dinayong talaga.

Marinig ng̃ Sultan ang pagayong sulit
halos na umahon ang puso sa galit,
loob ay nagbaga niaong pagng̃ing̃itng̃it
saca idinagoc ang camay sa dib-dib.

Dumating ang taning nitong pagbabaca
sia ng̃ paglabas tropa ng̃ Berbania,
pagdating sa campo ay nag pamooc na
caquila-quilabot ang lacas at sigla.

Dahas ay sabihin nitong paglalamas
ng̃ dalauang hocbong hindi nagpupucnat,
dugo,i, umaagos patay ay nagcalat
ng̃ binyaga,t, moro na lumalaganap.

Sa gayong batallang hindi nag huhumpay
nagcagulogulo ang turco,t, binyagan,
hindi mapaguari ng̃ ali,t, alinman
cung sino ang dapat na magtatagumpay.

Nḡuni,t, sa ganoong mḡa paglalamas
ang haring Enrico,i, quinulang nḡ palad,
napatay sa campo nḡ paquiquitalad
at nasupil sia nḡ Sultan sa dahas

Maquita nḡ caniang soldados na tanan
ang haring Enrico sa campo,i, napatay,
loob ay humina sa paquiquilaban
ang tropa,i, nasira nḡ mḡa binyagan.

Caya nḡa at sila ay tantong nagalis
nḡ hocbo nḡ sultang pauang mababanḡis,
ang reynong Berbania tinalo,t, dinaig
sampo nḡ Princesa at dama,i, piniit.

Di anong gagauin ay nḡ macuha na
nḡ bumacang turco ang reynong Berbania,
ang hocbo nḡ Sultan ay doon tumira
itong pananalo,i, sabihin ang saya.

Sabihin ang lumbay nitong napipiit
Princesang esposa nḡ bunying Garcelis,
mḡa panambitan sinomang duminig
luhang natatago,i, bubucal na pilit.

Sa malaquing gulo nitong pangyayari
at usap-usapan nḡ taong marami,
nitong pagca-talo nḡ Berbaniang Corte
balita,i, umabot sa tatlong bayani.

Gayon din natanto sa mḡa sabihan
ang haring Enrico,i, sa digma,i, napatay,
nḡ hocbong lumusob nḡ Turquiang calac-han
nasupil sa dahas nḡ calabang Sultan.

Bayaning Garcelis sa ito,i, matatap
ang Berbaniang bayan dinatnang bagabag,
at saca ang bianan nia,i, napahamac
vulcan mandin uari ang siang catulad.

Ang nangyaring ito,i, siang nacahadlang
sa lacad nḡ tatlong may pighating taglay
pagca,t, si Garcelis anaqui,i, nalulan
sa hurno nḡ apoy sa galit na tanḡan.

Uica ni Garcelis o mg̃a catoto
ano ang pasia at acala ninyo,
itong sasadiaing Sultan ay narito
at iniuasac pa ang Berbaniang reyno.
At saca ang buhay ng̃ aquing bianan
tantong di mangyaring hindi pagbayaran,
lahat niang dioses ng̃ayon ay humadlang
sila,i, tutupuquin ng̃ galit cong tang̃an.
Uica ni Reynaldo at condeng butihin
nagca dagan-dagan itong sising̃ilin,
sa sucab na Sultan sasadyain natin
lacad aba tayo,t, Berbania,i, tung̃uhin.
Siang pagbabalic ng̃ magcacasama
pauang nag ng̃ing̃it-ng̃it tung̃o,i, sa Berbania,
sa mg̃a paglacad nag uusap sila
paraang gagauin sa pagbabatalla
Ng̃uni,t, itong conde nagulo ang isip
dito sa naquitang galit ni Garcelis,
lihim na paraan ay pinag iisip
ang ama,i, maligtas sa gayong pang̃anib.
Caya ng̃a,t, nang̃usap dito sa dalaua
cung mamarapatin ang aquing pasia,
sa sucab na Sultan ay aco ang sia
maquiquipag usap na mag embajada.
Tugon ni Garcelis o condeng marang̃al
ang mag embajada,i, dina cailang̃an,
ng̃ayon ang mabuti ay sila,i, looban
guipitin sa loob niaong caharian.
Huag biguiang lugar ang lahat ng̃ Turco
na may macaalis sa loob ng̃ reyno
sa lilong gran Sultan at boong consejo
inyo ng̃ bayaan ang bahala,i, aco.
Sagot ni Reynaldo Garcelis cong pinsan
mangyayari yaon na ating looban,
ng̃uni,t, tantoin mo,t, maraming binyagan
ang madadamay pa na mg̃a mamatay.

Caya cung sa aquin ang minamagaling
palabasin sila,t, sa campo,i, antayin,
cung ating magahis at sila,i, talunin
di tayo,i, payapang papasoc ngayon din.
Ang gayong acala,i, minagaling nila
ang Conde ang siang mag eembajada,
na siang papasoc sa reynong Berbania
haharap sa Sultang lilo,t, palamara.
Itong embajada,i, pumasoc sa ciudad
di nag hantong-hantong sa Sulta,i, humarap,
dito sa pagdating ay biglang nangusap
at nangalandacan sa harap ng lahat.
Ganito ang sulit sa nangapipisan
at sa dumidinig na sinadiang Sultan,
aco,i, embajadang dito,i, inihalal
ng tatlong guerrerong quilabot ng tapang.
Ang canilang utos na biling mahigpit
huag mong tanguiha,t, tuparin mong pilit,
dito sa Berbania cayo,i, mag si alis
iyuli ang madlang sinira ng lupit.
At ang una unang inyong babayaran
buhay ng monarca na inyong pinatay,
ang catapat noon ay buhay rin naman
quiquitlin sa campo ng aquing general.
Ang sagot ng Sultan sucat at itiguil
anang nagsa-say-say huag mong sumangin,
aco,i, embajada dapat mong antain
matapos ang madlang aquing sasabihin.
Gran Sulta,i, dinguin mo at ng maquilala
yaong general cong salot sa batalla,
ang tanging Principe na taga Bojemia
nais ay malabis na macaharap ca.
At ang icalaua samang generales
bantog na Principe na taga Napoles,
ito ang buhauing sa inyo,i, papalis
sa buhay mo Sultan at sa tanang cabig.

Caya cayo,i, aquing tinatadhanaan
na cami,i, labasin na huag maliban,
cung magtitiguil pa,i, baca sumalacay
ang hocbong pamucsa sa lahat mong caual.
Sumagot ang Sultan lilong namamansa
cundi sa ñgalan mo na embajada ca,
dapat na lagutin ang iyong hiniñga
nğ pañgañgahas mo hanga nğ canina.
Yaong general mong ipinagsusulit
siang nililihing pang hupa nğ galit,
at ang dugo nia,i, hangang di masip-sip
di aco titiguil ano mang masapit.
Ang sagot cong ito embajada,i, dinguin
at sa general mo ay iyong sabihin,
sa calac-hang campo aco ay antain
ang mğa camay co,i, caniang quiquilanlin.
Cung gayon ang sagot anang embajada
at cayo ay gayac sa paquiquibaca,
cayo,i, magmadalit itó,i, siang hanga
nğ lugod sa lupang ipinag sasaya.
Ang dugtong pang sabi malasin mo Sultan
mula hangang dito,t, magpahangang parang,
cundi naguguhit sa sang calañgitan
ang nag mamadaling inyong camatayan.
Pagca uica nito,i, tambing na lumacad
itong embajadang ualang munting gulat
dalauang casama ang pinuntang caguiat
ang sagot nğ Sultan ay sinabing lahat.
Ang pinag usapan ano,i, sa mabatid
nitong si Reynaldo,t, Principe Garcelis,
anila ay ito ang panahong gamit
nğ iniuing tapang sa paquiquicalis.
Uica ni Reynaldo ay sino sa ātin
ang mag gegeneral at punong susundin,
sumagot ang Conde cung mamarapatin
aco ang bayaang Sultan ay subuquin.

Aco ang susuboc sa bunying gran Sultan
at mg̃a Sordanes na casama,t, abay,
at cayong dalaua,i ang pucsain naman
ang calac-hang tropa ng̃ turcong macapal.

Tugon ni Garcelis mg̃a samang liag
ang pag gegeneral sa aquin ang dapat,
aco ang bayaang sa Sulta,i, humarap
sa apoy cong galit ng̃ sia,i, magbayad.

Sagot ni Reynaldo Garcelis cong pinsan
ang hiling ng̃ Conde,i, ating paayunan,
pabayaan tana,t, cung ang lilong Sultan
di na mau-uui sa caniang bayan.

Pinagcaisahan ng̃ tatlong bayani
ang general nila,i, itong bunying Conde,
ng̃ sia,i, payagan tua ay malaqui
na sunod ang pita sa ipang yayari.

Lihim na acala ng̃ Condeng masigla
cung hindi payagan na mag general sia,
sa oras nayaon ay paquiquilala
ng̃ upang maligtas itong Sultan ama.

Sapagca,t, cung hindi sia papayagan
alin sa dalaua,i, siang mag general,
sa taglay nagalit hindi tutugutan
ang caniang ama,i, hangang di mapatay.

Biglang tumiuasay gulong ala-ala
niaong pagca lagay na general sia,
gusto,i, masusunod sa paquiquibaca
ma-a-alalayan itong Sultang ama.

Niaong magca ayos ang canilang lagay
ng̃ sa isa,t, isang tutungculing bagay,
ang magcacasama,i, tumayo,t, lumagay
sa mabuting campo na pag babacahan.

Ang Condeng general umayos pagdaca
at gayon din naman dalauang casama,
pagca,t, ang calaban ay dumarating na
na malaquing hocbo ng̃ caniang ama.

Nḡ magsidating na yaong ejército
sa quinalalaguian nḡ tatlong guerrero,
nanḡusap ang Sultan ang uica,i, ganito
nasaan ang abay na mḡa soldado?
Sa tanong na ito sagot nḡ general
ang mḡa soldado,i, dina cailanḡan,
caming tatlo,i, sucat at inyong pagmasdan
sa dala mong hocbo cung cami,i, alanḡan.
Ang Condeng general nag utos pagdaca
ganito ang uica dito sa dalaua,
ang espada,i, bunot mḡa aquing sama
at lusubin natin ang canilang tropa.
Siang pag uutos nḡ bayaning Sultan
na ipinacubcob sa calaguitnaan,
sa tanang vasallo turcong caramihan
ang tatlong bayaning canilang calaban.
Dito na namucsa nḡ cagulat gulat
dalauang magpinsan may galit na hauac,
pinapalis mandin ang hocbong calamas
sa calac-hang parang bangcay ay nag calat.
Sa pananagasa nḡ Condeng general
na pucsa ang lahat na abay nḡ Sultan,
na hindi sumaua ang espadang tanḡan
sa capal nḡ turco na naguing calaban.
Ang Sultang bayani di hamac ang galit
catulad nḡ leon at tigreng mabagsic,
sa calabang Conde mata,i, nḡ lilisic
minsang duhapanḡin nitong pag nḡinḡit-nḡit.
Ito namang Conde tuing maquiquita
mḡa pagca galit nḡ caniang ama
uica sa sarili tantong mapalad ca.
utang mo sa aquin ang iyong hininḡa.
Cung natagpuan mo na naguing calaban
alin sa dalauang aquing casamahan,
uala cana ama sa mundong ibabao
at hindi na iyo ang tanḡan mong buhay.

Gayon ang uica sa sariling loob
nitong nag lilihim na anac na irog,
nguni,t, ang mabañgis na Sultang may poot
sa pamimiyapis ay catacot tacot.
Ito namang Conde sa tuing malapit
at mag sabay silang tumaga ng̃ calis,
hindi minomortal at pinadadaplis
pinag iingatang balat ay mapunit.
Saca papadaplis ingat na masactan
nanisnis ang damit na nasa catauan,
parang tinatabas tuing dadaplisan
nahumbad ang sancap na palahiasan.
Ang dalaua naman naquiquipaghamoc
sa calac-hang tropa niyaong mg̃a turcos,
palibhasa,i, galit itong nagbubunsod
bihirang nabuhay sa malaquing tacot.
Aniong malilipol ang mg̃a calaban
ng̃ tatlong bayaning tang̃i na sa tapang
ay siang pagdating niyaong caramihan
galing sa Turquiang abuloy sa Sultan.
Cacapalang Turco ng̃ magsidating na
may tatlong pong libong pauang masisigla,
ang tatlong guerrero ang dinatnan nila
pinag talucupan nila capagdaca.
Dito inaubos ang tapang at licsi
nitong di nagsaua na tatlong bayani,
ualang bigong quilos na di pumuputi
ng̃ buhay ng̃ turco sa dahas na iui.
Uica ni Reynaldo sa caniang pinsan
ang general natin huag pabayaan,
baca matiualag ay mapagdamihan
ng̃ mg̃a cabaca sia,i, masugatan,
Sa digmang ganito capag di bihasa
cahima,t, may iuing catapang̃a,t, sigla,
sa mg̃a paraan capag quinulang ca
mahirap sapitin ang pag vivictoria.

Caya ang uica co,i, iyong pagingatan
sa aquin ay huag cayong hihiualay,
ang turcong lumampas sa aquing pagdaan
aagarin ninyo ng̃ espadang tang̃an.

Ito ang guinaua ng̃ tatlong guerrero
ang nasa unaha,i, bayaning Reynaldo,
dito nahirapan caramihang turco
anaqui,i, pinalis sa guitna ng̃ campo.

Sa arao na yaon ng̃ pagbabatalla
inabot ng̃ gabi at nabucasan pa,
ano pa,t, ang turco,i, tantong madalang na
sa dahas ng̃ tatlong bayaning masigla.

Ng̃uni,t, si Reynaldo,i, nanimdim na tunay
dito sa guinabing mg̃a pag lalaban,
ang catotong conde baca masugatang,
nag si himpil muna,t, paran pahing̃alay..

Dito sa canilang mg̃a pagcatiguil
pinag uusapan ang uastong gagauin,
sa gabi ring ito ay siang pagdating
ng̃ malaquing hocbo sa Turquia ay galing.

Sabihin ang dami ng̃ turcong dumagsa
sa calac-hang parang ay lumilipana,
abuloy sa Sultan pagca,t, nabalita
na ang tanang caual ay napang̃anyaya.

Caya ng̃a,t, naglamay sa mg̃a paglacad
ang calac-hang hocbo dahil sa nasabat,
ibang mg̃a turco sa tacot tumacas
sa dahas ng̃ tatlo nilang nacalamas.

Ano,i, capag dating sa campong calac-han
ng̃ limang pong libo turcong matatapang,
pauang nagng̃ang̃alit lalo,t, ng̃ malaman
nahubdan ng̃ damit ang canilang Sultan.

Caya di nag hintay na lumiuanag pa
itong nagsidating sa galit na dala,
ang tatlong bayani ay nilusob nila
na hindi na nagtiguil hangang maumaga.

Ang batallang ito ay catacot-tacot
sa dilim ng̃ gabi ng̃ pagpapamooc,
ang calis ng̃ tatlo camuc-ha,i, alulod
hindi natutuyo sa dugo ng̃ turcos,

Dito nagpasasang pumatay ng̃ turco
itong salbaynang tabac ni Reynaldo,
bumaha ng̃ dugo sa calac-hang campo
ang balang abuta,i, lumipad ang ulo.

Ipinag-ubusan ang lacas naquip-quip
nitong bojemianong pang̃atlo sa pares,
dalauang casama,i, humang̃a,t, nadulit
dito cay Reynaldo ng̃ pamimiyapis.

Uica cay Garcelis ng̃ Condeng casama
ang lalaquing ito,i, ualang pang̃alaua,
cahima,t, cay Roldan pang-ulo sa Francia
ay hindi huhuli sa pananandata.

Ng̃ maumaga na,t, ipucol ang sinag
ng̃ masayang arao sa sang maliuanag,
napatay na turcong pinucsa ng̃ tabac
ay nag calahati ang morong calamas.

Sa gayong batallang hindi nagtitiguil
ang hang̃ad ng̃ tatlo hanga ay sapitin,
hocbo ng̃ Napoles ay siang pagdating
pagca,t, sa Berbania,i, abuloy ang dahil

Caya,t, ng̃ abutan itong pagbabaca
ng̃ hocbong guiguibic sa reynong Berbania,
dito sa pagdating caguiat lumahoc na
dina nag usisa,t, lumusob pagdaca.

Pumutoc na vulcan ang cauang̃is mandin
ng̃ pananagasa nitong bagong dating
turco,i, nanambulat at nang̃a laguinlin
sa dumagsang tabac na lubhang masigsing.

Ang bayaning Conde sa ito,i, maquita
dumating na hocbo,i, campi sa canila,
tambing na iniuan dalauang casama
at pinagpilitang hinanap ang ama.

At ang ala-ala,i, baca natagpu an
nitong si Garcelis ang bunying gran Sultan,
di patatauarin sa galit na tañgan
igaganting pilit ang buhay ñg bianan.

Humanap na Conde ano,i, sa maquita
tambing na hinamon itong Sultan ama,
uica,i, emperador ating laguiang hanga
canitang tapusin ang pag babatalla.

O cung dili caya,t, hañgad mong mabuhay
ay sumuco cana,t, tuloy mag binyagan,
iuan si Mahoma,t, ualang cabuluhan
sa totoong Dios ay sumambang tunay.

Masdan mo ang capal ñg mña caual mo
na napatdang buhay nag calat sa campo,
hocbo mo,i, uala na saca ang soldado
tantong nandalang na,t, ang iba,i, nagtacbo.

Saca ang dalaua na aquing casama
di magsisitiguil at maniuala ca,
ang naguing pañgaco sa tañgang espada
di cana tutungtong sa lupang Turquia.

Liban na sa isa,i, ang icaliligtas
cung sumuco cana,t, tumangap magbinyag,
at cung susunod ca sa aming hicayat
magulang ca nami,t, cami,i, iyong anac.

Sa uinicang ito,i, sumubo ang galit
Sulta,i, sumagasa mata,i, ñg lilisic,
di ca tutugutan o Condeng malupit
hangang may espadang sa camay ay bit-bit.

Sa niluat-luat nitong paglalaban
Conde,i, nag iiñgat at di patamaan,
mana,i, nagcataon sila,i, natagpuan,
ñg bunying Garcelis na catotong hirang

Ano,i, sa maquita nitong si Garcelis
ang general nia gaua,i, di matuid,
lugar na mapatay ay pinalalauig
caya sa catoto,i, nag hihinanaquit.

Caya nğa ang uica o Condeng marangal
bitiuan ang campo,t, aco ang lalaban,
at nğ madali nğ maalis ang buhay
niang palamara at sucabang Sultan.
Ang campo,i, inagao nitong si Garcelis
sultan ay hinarap at siang namiyapis,
general na Conde ay di nacaimic
nğuni at sa loob malaquing hinagpis.
Cay Garcelis namang hindi pinucnatan
hangang di nalugmoc ang bayaning Sultan,
aniong tatapusin nğ espadang tangan
itong bunying Conde ay agad humadlang.
Ito ang uinica Principeng marilag
ang buhay nğ Sultan muna,i, ipatauad,
bigyan nğ paluguit hangang mahicayat
na bago mamatay ay macapagbinyag.
Pag hadlang na ito,i, sumucal ang dib-dib
nğ inaapulang Principe Garcelis,
baquit gayon Conde ang ipinagsulit
at itatangol mo ang Sultang malupit.
Caya catoto co ay iyong bayaan
na aquing tapusin itong lilong Sultan,
pagca uica nito,i, muling nilapitan
aniong uulusin ang Conde,i, humadlang.
Ang uinica,i, tiguil Principeng masigla
at cahinayangan itong calulua,
na bago mamatay ay magcamit muna
nğ santo Bautismo mapasoc sa gracia.
Pag piguil na ito,i, sumubo ang galit
nğ di masauatang Principe Garcelis,
bumitao nğ sabing dinamdam nğ dibdib
nitong nag lilihim na ayao pabatid.
Uica ni Garcelis o Condeng catoto
palibhasa,i, ualang hapdi sa loob mo,
ang aquing bianan caya nğa,t, ganito
ang paquiquilaban sa guitna nğ campo.

Sa uinicang ito,i, tumahip ang dib-dib
nitong bunying Conde sa gayong narinig,
pinusan ang muc-ha,t, hininga,i, nag siquip
tumimo sa puso ang hia at galit.

Ng̃ di macayanan itong pag pipiguil
sa hiang tinimpi at galit na lihim,
cundang̃an ang sinta ang pinaninimdim
sila ni Garcelis ay may mararating.

Cahi-hia,t, galit sa puso,i, nag pisan
nahapay ang Conde sa di macayanan,
sa cay Reynaldong inabot ng̃ tanao
sa pagmamadali limbas ang cabagay.

Ng̃ dumating sia ay napang-guilalas
maquita ang Sultan hapo na sa sugat,
ang catotong Conde nama,i, nacalagmac
caya di nacuhang pinsa,i, siniyasat.

Pagdaca,i, quinalong nia,t, sinacbibi
itong naghimatay na catotong Conde,
puso,i, na-a-agnas sa auang malaqui
at sa di matanto na ipinangyari.

Dito sa pagcalong nitong nahahapis
hinimas ang mucha,t, hinaplos ang dib-dib,
itong si Reynaldo,i, humang̃a,t, nadulit
sa tang̃ing himalang caniang namasid.

Namangha sa bang̃o nitong bunying Conde
di lalaquing amoy cundi sa babai,
ualang pinagibhan sa samio ng̃ casi
bang̃ong paghalina,t, natural na iui.

Sa di mapagcuro ng̃ caniang isip
tambing na hinaui ang peto sa dibdib,
naquita ang banda sa Princesang gamit
saca naquilalang sa sinta at ibig.

Ang banda,i, quinuha nitong sumacbibi
sa naghihimatay na catotong Conde,
dito naquilala ang sinta at casi
na di napagsia ay casamang dati.

Bayaning Reynaldo sa ito,i, matingnan
naghalo sa puso ang hia at lumbay,
dahilan sa casi nḡ paghihimatay
at sa di matanto na pinangyarihan.

Itong naghimatay nḡ sia,i, mamulat
ay nasa candunḡan nḡ sinta at liag,
at ang banda nia sa camay ay hauac
lihim niang laon ay napagtalastas.

Caya ang uinica,i, Reynaldo cong guilio
nḡayon ay igauad ang tauad sa aquin,
sa aquing guinauang mḡa paglilihim
binata ang iyong hirap sa panimdim,

Nḡuni,t, si Garcelis ay naualang loob
nḡ maquita niang catoto,i, nalugmoc,
na iquinaurong nḡ galit na impoc
pag patay sa Sultan baga ma,t, may poot.

Ang dalaua namang sa tua,i, nag quita
tanong ni Reynaldo,i, baquit Floresinda,
nḡ quita ay datnan ay nalulugmoc ca
anong bagay guilio at nagcagayon ca.

Anitong tinanong ang dahil nḡ lumbay
na di co nacaya,t, ipinag himatay,
sa bunying Garcelis ang capamanhican
buhay ipatauad nḡ ama cong Sultan.

Yaon nḡa ang samo sa cay D. Garcelis
ang buhay nḡ Sultan ay bago mapatid,
bigyang lugar lamang na macapagcamit
nḡ santo Bautismo madapat sa lanḡit.

Sa gayong hiling co at capamanhican
tuing uulusin aquing hahadlanḡan,
Principe,i, nagalit sa pagayong bagay
masaquit na uica siang binitiuan.

Ito nḡa ang dahil nḡ ipinangyari
iquina lupay-pay sa dusang matindi,
linḡap co sa iyo cung hindi umali
dinatnan mo sanang nag aauay cami,

Oo at mahal ñga ang isang bianan
di lalo at higuit ang isang magulang,
at saca sa lañgit lalong paquinabang
ang moro,i, maaquit at maguing binyagan.
Ano,i, sa matanto nitong dumidinig
ang sabi ng̃ sinta naguing hinanaquit,
caguiat nilapitan ang pinsang Garcelis
ganito ang uica na ipinagsulit.
Pinsan cong Garcelis anong laquing bagay
nitong guinaua mo sa Condeng general,
sa isang nahiling di mo pinayagan
dito sa ninasang tantong catuiran.
Dañgan at cung caya hindi mo tinupad
ang nacatataquip ang galit mong hauac
ñguni,t, aquing pinsan cung iyong matatap
ang boong dahilan dapat cang pumayag.
Ang tañgi sa roon pinsa,i, maquinig ca
sa sasabihin co,i, mang-guiguilalas ca,
catoto tang Conde taga Saragosa
ay hindi lalaqui at babai pala.
Tugon ni Garcelis anong iyong sabi
Conde tang catoto diata at babai,
culang paniuala sa iyong sinabi
alañgan sa lacas at tapang na iui.
Ng̃ maniuala ca,i, halina at lapit
tinalastas naman nitong dumidinig,
ang catotohanan ano,i, sa mabatid
naualan ng̃ diua,t, tumapon ang isip.
Sa bumugsong galac ay capos ang dila
magsay-say sa gayong umabot na tua
dalauang mag casi calaquip ang luha
sa gayong ligayang paminsang dumagsa.
Dito na hinubad sa harap ng̃ casi
ang binalatcayo na damit ng̃ Conde,
sia ng̃ paglitao ng̃ pagca babai
na cahanga-hanga sa dilag na iui.

At saca ang tatlo,i, dumulog na sabay
sa hapo sa sugat na bayaning Sultan,
anac na Princesa,i, humalic ng̃ camay
humingi ng̃ lubos nacapatauaran.
Maquita ng̃ Sultan itong naca luhod
ay ang hinatulang anac niang irog,
sa pagca lupay-pay biglang naghimutoc
sa capighatian galit na nag lahoc.
Ito ang uinica bunsong Floresinda
na hinatulan cong sa dagat magdusa,
ano ang inisip ng̃ santo Mahoma
icao ay binuhay at inaligtas pa.
O masamang anac masdan ang nasapit
ng̃ mg̃a sugat co na gaua ng̃ calis,
icao siang sanhi ng̃ icapapatid
ng̃ aquing hiningã sa gaua mong lupit.
Ang bunying Garcelis ng̃ ito,i, matatap
malaqui ang aua sa Sultang may sugat,
hia sa Princesa sa hindi pag payag
niaong pamamanhic sa mg̃a pag auat.
Caya ang uinica,i, Princesang butihin
ng̃ayon ay igauad ang tauad sa aquin,
at cung natanto co ang puno at dahil
malayo banta co na quita,i, suayin.
Ng̃ayon ay sapagca,t, tayo ay namulat
sa campo ng̃ tua at pasasang galac,
ay samuin ng̃ayon ang Sultang mataas
ating hicayating sia ay magbinyag.
Ang tatlo,i, nangusap sa bunying gran Sultan
na ini-aamong sia,i, mag binyagan,
iuan si Mahoma,t, ualang cabuluhan
ang Dios na isa ang sampalatayanan.
Saca si Reynaldo,i, humingi ng̃ tauad
sila ng̃ Princesa,i, sabay na nang̃usap,
cami,i, humahalic sa mahal mong yapac
igauad sa amin lubos na patauad.

May sugat na Sultan sa ito,i, maquita
quias ni Reynaldong inapi ng̃ una,
ang uica,i, patauad Principeng masigla
sa tanang gaua co aco ang may sala.

Ng̃ayon co natanto ang lacas tapang mo
sa cadaquilaang ipinaglihim mo,
dapat cang quilanlin ng̃ lahat ng̃ turco
icao ay si Marteng Dios ng̃ guerrero.

At ng̃ayon sapagca,t, uala nang̃ang lugar
ang aquing armada,i, camtan ang tagumpay,
isinasamo cong tayo ay magtahan
ng̃ di mg̃a ubos ang campon co,t, caual.

Bucod naman dito,i, sa inyong hicayat
na matamisin cong aco ay magbinyag,
utang cong malaqui,t, napasasalamat
ang hamac na turco,i, cung maguiguing dapat.

Sa matanto yaon ng̃ tatlong may nais
lumambot ang tibay ng̃ sa Sultang dib-dib,
sa quinamtang tua,i, halos magsi tang̃is
nitong pagca sunod ng̃ pita at nais.

Bayaning Garcelis ay agad sumacay
sa cabayo nia,t, pinunta ang real,
hocbo ng̃ Napoles ay pina pagtahan
nitong pamumucsa sa moros na tanan.

Itong Sultan nama,i, nag utos na tanto
sa sordanes niang hindi lumayo,
sa guitna ng̃ campo ay ipinatayo
banderang payapa ng̃ pagcacasundo.

Siang pag payapang iquinatahimic
nitong namumucsang hocbo ng̃ Napoles,
tumiguil ang tacbo ng̃ icapapatid
ng̃ maraming buhay sa talim ng̃ calis.

Ng̃ matahimic na,t, magca husay husay
ang inasicaso,i, ang sugatang Sultan,
catauang nahapo,i, siang pinag yaman
at ipinagamot ng̃ upang mabuhay.

Palibhasa,i, loob niaong matangquilic
sia,i, papag camtin ng̃ mahal na tubig,
malalaquing sugat na gaua ng̃ calis
sa bagsic ng̃ gamot ay parang pinahid.

Dito sa bumugsong tua,t, pag sasaya
sa pag cacasundo ng̃ hocbong dalaua,
ay siang pagdating ng̃ malaquing tropa
ng̃ haring Don Pedrong galing sa Bohemia.

Pagca,t, nabalita sa Bohemiang reyno
ang pinangyarihan sa Imperiong Turco
di anhin ang anac niyang si Reynaldo
inapi ng̃ Sultan bunying Bayseto.

Caya pagcatanto ay dagling naggayac
ng̃ malaquing hocbong sa Turquia,i, gugubat,
Sulta,i, sising̃ilin sa guinauang linsad
bayad sa pagdusta sa caniyang anac.

Doon sa paglacad ay nabalitaan
uala sa Turquia ang lilong gran Sultan,
at nasa Berbania pagca,t, linooban
ang haring Enrico ay tantong napatay.

Sa gayong balita,i, siang sumaisip
ng̃ haring D. Pedrong may malaquing galit,
Berbania,i, tung̃uhin at siya,i, gumibic
sising̃iling Sultan ng̃ doon maguipit.

Ng̃uni,t, ng̃ dumating sa calac-hang plasa
na pinag tagpuan ng̃ hocbong dalaua,
ang hari,i, namangha dahil sa naquita
banderang payapa ng̃ isa at isa.

Sa gayo,i, umuntos ang malaquing galit
ng̃ haring D. Pedro,t, samang generales,
sa nagcacasundong tropa,i, nagsilapit
ang iquinahinto,i, ng̃ upang mabatid.

Doon sa paglapit ay sisiasatin
ang gayong batalla ang iquinatiguil,
manang cay Reynaldong maquilalang tambing
na hocbo ng̃ ama itong dumadating.

Caya,t, nagmadaling sumalubong sia
sa nagtutumulin na tropa ng̃ ama,
aniong nalalapit siya,i, naquilala
ng̃ haring D. Pedro ang anac na sinta.

At ng̃ dumulog na ang anac na hirang
sa amang nalayo na mahabang arao,
tambing sinapupo at ang catanung̃an
ang naguing buhay mo ay biglang isay-say

Sa tanong ng̃ ama tugon ni Reynaldo
ang nilacbay co pong Princesa ng̃ turco,
sa tulong Dios ng̃ayon po,i, narito
at sampo ng̃ Sultan bunying Bayseto.

Dico na sabihin amang mapalayao
buhat ng̃ umalis ang pinangyarihan,
tayo po,i, lumapit sa calac-hang Real
ng̃ matanto mo po ang bagay dahilan.

Caya ng̃a paglapit ng̃ haring D. Pedro
at ng̃ tanang sama na piling guerrero,
siniasat nila ang puno at dulo
ng̃ iquinahinto ng̃ dalauang hocbo.

Ano,i, sa matanto ang bagay dahilan
mulang puno,t, dulo ng̃ pinangaling̃an
ang haring D. Pedro,i, may cagalitan man
tinacpan ng̃ tua at caligayahan.

Dahilan sa quias at iniuing ganda
ng̃ mamanuganḡing balang̃ao ng̃ sinta,
madlang cagalitan pagal na lahat na
natacpan ng̃ saya at boong ligaya.

Sa daquilang tua,i, caguiat nilapitan
ng̃ haring D. Pedro ang tang̃ing carictan,
hinagcan sa noo,t, siang tandang tunay
sa linis ng̃ puso nitong pagmamahal.

Ang Sultang Bayseto bagama,t, may sugat
sa haring may tua,i, lumapit na agad,
dalauang monarca,i, dito na nagyacap
ng̃ pag cacasundong ualang halong sumbat.

Sa ganoong tua,i, higuit ang ligaya
na quinamtam nitong daquilang Princesa,
sa bibiananin niaong pagca quita
ticas na bayani cahit matanda na.

Na sucat nğa palang pagtac-han sa campo
ang lacas at tapang nğ sintang Reynaldo,
ito palang amang haring si D. Pedro
tindig ay quilabot nğ mğa guerrero.

Sa pagpupumiglas nğ galac sa dib-dib
puso,i, inud-yucan nğ himalang diquit,
sintang si Reynaldo sa camay quinauit
halina,t, lumuhod sa monarcang ibig.

Ano pa nğa,t, yaong párang na mapalad
naguing paraiso sa bumugsong galac,
guinaua ang isang piestang pasalamat
dahil sa gran Sultang tumamo nğ biyag.

Sumigao nğ viva sa calac-hang campo
itong nagcasundong tatlong ejercito,
di hamac ang lugod nğ haring D. Pedro
sa mamanuganği,t, bunsong Reynaldo.

Tuang di matapos at caligayahan
nitong tatlong hocbong nag sama,t, nagpisan,
sa reynong Berbania,i, nasoc nagtuluyan
di masabing saya nğ sang-caharian.

Gumaua nğ isang daraquilang piesta
nitong pagca uli nğ reynong Berbania,
saca isinunod ang pag cocorona
nğ bunying Garcelis at sintang esposa.

Ang haring D. Pedro at daquilang Sultan
ang siang nagputong nğ coronang mahal,
gayon din ang cetro tuloy pinatangnan
sa siping nğ caniang esposang marangal.

Sa piestang daquila nğ pagcocorona
sumiquip sa boong reyno nğ Berbania,
balita,i, dumating sa lugar nğ villa
na quinapadparan nğ bunying Princesa.

Caya,t, ang iniuan na parang capatid
sa loob ng̃ reyno,i, dumating sumapit,
cahit malayo man nilacbay na pilit
ang balitang piesta hang̃ad na mabatid.

Ito,i, di caila,t, ng̃ una,t, ng̃ayon man
cung mapasa reyno isang taong parang,
ualang tahang ling̃os at maraming bagay
itong naquiquita na pinagtatac-han.

Sa niling̃ap-ling̃ap nitong nagtataca
sa maraming bagay bagang naquiquita,
mana,i, nagcataon natanauan sia
ńitong nanunung̃ao na si Floresinda.

Ano,i, pagcaquita sa parang capatid
sa cay Floresindang tinauag na tiquis,
nuhang pasintabi sa mg̃a caniig
saca sinalubong itong pumapanhic.

Ang abang Villano ano,i, sa ma-aquiat
sa bunying Princesang quinamayang agad,
pauang nang̃a mangha ang nang̃ag mamalas
sa gayong naquitang panibagong galac.

Ng̃uni,t, ang villano,i, tantong nang̃ang̃atog
na cung may tua man malaqui ang tacot,
saan man luming̃ap ang napapanood
pauang coronado at mg̃a guerreros.

Sa gayon ang Sultan tumanong pagdaca
aling pastor iyan bunsong Floresinda,
ito ba ang iyong binigyan ng̃ banda
sa bundoc at parang ng̃ ipag adia ca.

Ani Floresinda o ama cong mahal
ang villanong ito,i, siang tinirahan,
at siang sumaguip sa nilutang-lutang
sa quinalaguiang co na malaquing caban.

Siang nagdalitang nag tiis ng̃ hirap
malatang catauan siang nagpalacas,
inaring capatid ng̃ doo,i, malagac
caya ang utang co,i, malaquing di hamac.

Aco ay quinupcop na mahabang arao
at inari niyang capatid na tunay
caya nĝa ang aquing cabayong sinaquian
ito ang humanap nĝ aco,i, paalam.

Ang biniguian naman nĝ ingat cong banda
na pastor sa bundoc nĝ aco,i, iadia,
ama,i, tantoin mo,t, hindi taong mura
Principeng daquila sa reynong Bojemia

Nĝayon po,i, panahong dapat mong mabatid
ang pastor na yaon nag ligtas sa saquit.
ang sintang Reynaldo at sia ring tiquis
naquipagtorneong Argelinong damit.

Ano,i, sa matanto nĝ bunying gran Sultan
itong lao,t, laong mĝa calihiman,
ang impoc na tua,i, hulipa,t, hulipan
galac sa pagayong mĝa isinay-say.

Lalo si Reynaldo di matapos-tapos
ang pasasalamat dito sa nagpagod
sa taong sumaguip sa caniang irog
yacapin at hagcan sa galac nĝ loob.

Ganito ang uica o aquing catoto
auang may ligayang Principe Reynaldo
sa daquilang utang namin sa pagal mo
ang tapat na ganti nĝayon ay camtan mo.

At saca quinauit nila nĝ Princesa
ang parang capatid na bagong naquita
dinala sa harap nĝ bagong monarca
at saca nanĝusap magcasing dalaua.

Ani Floresinda sa haring Garcelis
di caya manyaring bago cami malis,
mag camit nĝ pala ang parang capatid
sa cautanĝang co ay maganting bihis.

Tugon nĝ monarca sa gayong sinabi
sa cahilinĝan mo,i, paanong pagtangui,
ang tapat na bayad sa caniang silbi
ang Bretañang bayan ay caniang sarili,

Sa nangyaring ito,i, laquing capalaran
ng̃ bunying villano sa puhunang pagal
tumangap ng̃ tuson ang napaquinabang
dang̃al pagca Conde sucat na igalang.
Sa magcaganoong maganti ng̃ tapat
at ang reyno nama,i, tapos na ang galac,
ay siang pagdating ng̃ mabiglang atas
ng̃ bantog na Magnong sa Francia,i, nagbuhat.
Nanhic sa palacio itong nagtutulin
na pinagutusan na Duqueng si Ojer,
boong cagalang̃a,i, guinanap na tambing
sa nagcacapisan nitong bagong dating.
Manang cay Reynaldong matanto,t, mamalas
catotong si Ojer ang Duqueng umaquiat,
nalucso ang puso sa ligaya,t, galac
dito sa dumating ang bati ay yacap.
Dinatna,t, dumating tua,i, sabihin pa
mag amigong tapat na bagong nagquita,
ng̃uni at ang Sultan ay naliligaya
sa Duque,i, di ualin ang titig ng̃ mata.
Hangang naguusap itong magcatoto
ng̃ sa isa,t,-isang dinaanang daco,
marahang usisa ng̃ Sultang Bayseto
dumating na Duque ay alin at sino.
Tugon ni D. Pedro sa catanung̃an niya
yaon ay si Ojer na taga Cerdeña,
at isa sa bilang ng̃ labingdalaua
na haligui,t, cuta ni Magno sa Francia.
Anitong gran Sultang may hang̃a ang loob
ay dapat ng̃a palang si Magno,i, mabantog,
m̃ga piling ticas ang pares na lingcod
sa anio,i, sucat ng̃ calaba,i, matacot.
Pagcaquita co na sa bagong pagaquiat
ni bahid ay uala manding pagcagulat,
dami ng̃ guerrero nariritong lahat
tila ualang malay sa gauang masindac.

Nğuni,t, ano caya ang bagay at dahil
at tila bigla na nğ dito,i, pagdating,
tugon ni D. Pedró ay lalong magaling
usisain siya,t, mapagtanto natin.

Dalauang monarca,i, dumulog na sabay
cay Ojer at saca tinanong ang bagay,
anang unusisa mğa haring mahal
uliniguin nila ang boong dahilan.

Lacad co pong ito,i, sa Francia,i, nag buhat
at mabiglang bilin ni Magnong nag atas,
catotong Reynaldo,i, ipinatatauag
pagca,t, ang armada,i, tantong nagagayac.

Na hindi mangyaring ipaghantong-hantong
at sa Jerusalem doon paroroon,
banal na Patiarca,i, humihingîng tulong
sa cay Carlo Magnong aming emperador.

At ang natitic sa dalang correo
bayang Jerusalem bihag na,t, tinalo,
nğ nangag si bacang mğa lilong moro
piniit ang Papa doon sa castillo.

Maraming reliquias ang pinagsasamsam
niaong mğa tacsil at lilong caauay,
ang mğa altares ipinaguasacan
at maraming lubha ang pinagpapatay.

Matanto ni Magno ang gayong nasapit
nag alab ang puso sa malaquing galit,
madaling tinipon ang lahat nğ cabig
at sia,i, casamang doon ay guiguibic.

Palibhasa,i, galit ang nag aapura
nahandang madali ang malaquing tropa,
tanang mğa pares ay naroroon na
catotong Reynaldo lamang ang uala pa.

Ito po ang dahilan nğ ipinaglagos
tacot na mainip ang Magnong nag utos,
ito,i, batid naman nğ catotong iróg
ualang titiualag sa paquiquihamoc.

Sa gayon ay sumagot ang haring D. Pedro
cung gayo,i, may handang armada si Magno,
catungcula,i, dapat ganaping totoo
tumupad sa hari lalo na,t, sa hocbo.
Anitong sinundo,i, di naman papayag
na aco,i, maiua,t, cusang tumiualag,
na ang ating Magno,t, casamahang lahat
ay nasa batalla,t, aco,i, sa panatag,
Caya po aco ay pahintulutan
ng̃ mahal cong ama,t, mabunying gran Sultan,
saca sa Princesang sinta co at buhay
huag mapaitin ang pag papaalam,
Sa gayo,i, tumugon ang casing Princesa
marapatin guilio na aco,i, sumama,
at bucod sa roon nais cong maquita
ang mabunying Magno at pares sa Francia.
Tugon ng̃ aalis ay di pasasaan
ang gayong hang̃ad mo na sila,i, matignan,
ng̃ayon cung malis ca,i, nasa pamamanlao
ang dalauang haring dito,i, maiiuan.
Ng̃uni,t, si D. Pedro at Sulta,i, nagturing
dito sa aalis na di mapipiguil,
cahit maluatan ang iyong pagdating
dito sa Berbania,i, aantain namin.
Ito,i, sia nilang pinagcayarian
sa reynong Berbania,i, aantabayanan,
itong si Reynaldo ay gumayac naman
suot pagcapares hustong cagayacan.
Ini ayos naman ng̃ bunying Princesa
espadang manigo na si Salbayna,
huming̃ing bendicion sa amang monarca
dalaua,i, lumacad tinung̃o ang Francia.
Itong mg̃a haring naiuan sa panglao
lalo ang Princesa laquing calumbayan,
ang bunying Garcelis ay gayon din naman
dito sa pagalis ng̃ irog na pinsan.

Sa haring D. Pedro pang alio na sabi
sa Princesa,t, Sultan may lungcot na iui,
ugali nğ pares di naca tatanggui
lalo,t, sa batalla,t, digmang malalaqui.

At saca ang isang parang nacalibang
buhay ni Reynaldo ang pinag-usapan,
nğ nasasa Turquia niaong unang arao
sa mğa guinauang pacumbabang asal.

Ang uica nğ Sultang sino ang nauanğis
sa tipid nğ puso nğ anac mong ibig,
nag asal villano ito pala,i, pares
na hinahanğaang nğ lalong may banğis.

Di maubos-ubos nilang salitain
ang mğa tiniis cahima,t, iniling,
lacad ni Reynaldo ang siang sabihin
at itong sumundo na catotong Ojer.

Ano,i, nğ dumating sa Imperiong Francia
sa Magnong nag utos ay humarap sila,
humalic sa tuson sabay nitong badia
ang talagang lingcod ay naririto na.

Ang tropa ni Magno,i, sia nğ pagtulac
pagca,t, naroon na ang pares na lahat,
patdang sumandali at ang ipahayag
hocbo nğ Maruecos na nagsisilacad.

Ang gayac na ito,i, malaquing armada
limang caharian nagpisa,t, nagsama
Arabes, Calcutas at boong Africa
at sampo nğ Argel doon ay casama

Ito,i, combidado,t, caibigang lubos
nğ haring Asor sa reynong Maruecos,
pagca,t, sisinğilin sa malaquing poot
Sultang Bayseto sa calac-hang turcos

Pagca,t, ang balita cung caya napatay
anac na Principe nğ paquiquilaban
sa Turquia,i, nag sadia niaong unang arao
villano,t, sordanes nagtulong tulong dao.

At hindi cumibo ang Sultang balauis
sa gayong nangyari sa torneong lihis,
hindi na lumiñgap sa gayong nasapit
na isang Principe ay cusang inamis.
At cung caya gayon higpit na binalac
gubatin ang Turquia Sultan ang magbayad,
caya nagmadali sa mña paglacad
itong ejercito nitong limang ciudad.
Dami nğ soldado ang nacacahambing
sa capal nğ lucton niyaong pagdidilim,
nğuni,t, sa paglacad ay tantong nalining
na nasa Berbania Sultang lalacbain.
Caya minagaling nğ calac-hang tropa
yamang itong lihi ay nasa Berbania,
ay doon isulong ang dalang armada
magcadamay-damay ang ibat-iba pa.
Pañgaco ni Asor mahigpit na tipan
sa apat na hari na casama,t, abay,
ang victoria,t, ari nilang masasamsam
ay sarili nila,t, di maquiquialam.
At bucod sa rito ang balang mapita
ninyo,i, ualang hindi at aco,i, talima,
sa calac-hang parang nama,i, dumating na
sa real na dati nğ reynong Berbania.
Ang calac-hang hocbo,i, gumaua nğ real
tinauag ni Asor ang general Acdal,
uica sa Berbania masoc magtuluyan
at sa hari doon ganito ang turan.
Cung sia,i, may liñgap sa iuing corona
at huag malusao ang reynong Berbania,
ang sucab na Sultan sa Imperiong Turquia
ialay na gapos sampo nğ Princesa.
Sa hiling na ito,i, cung hindi papayag
aba nğ Berbania sa daratning hirap,
maguiguing alaboc sa tropang gugubat
cailan ma,i, dina tuturiñgang ciudad,

Caya hayo cana at huag tumiguil
itong inutusan lumacad noon din,
huad sa may pacpac ng̃ pagtutumulin
tung̃o,i, sa Berbania na ticang bacahin.

Doon sa pagdating ng̃ calac-hang hocbo
tao sa Berbania,i, malaqui ang gulo,
ang usap-usapan sa bagay na ito
ay nabalitaan hangang sa palacio.

Ng̃ sa mg̃a haring matatap malining
ang gayong balita sa hocbong dumating,
anang isa,t, isa ay pag masdan natin
cung saan ang sadia nilang babacahin.

Dito sa ganitong pag uusap nila
ay siang pagpanhic nitong embajada,
matapos ang galang sa mg̃a monarca
ang uicang casunod tapos ang Berbania.

Tanong ng̃ dinatnan sino ca at alin
aco,i, embajada sagot ng̃ dumating,
cung gayo,i, umupo ang sa tatlong turing
anitong si Acdal ganito ay dinguin.

Cayong tatlong pauang mg̃a coronado
sino ang sasagot sa itatanong co,
tugon ni Garcelis dili iba,t, aco
sapagca at aco,i, siang hari dito.

Marahas na sagot nitong embajada
paquingan mo hari ang ipagbabadia,
sasabihin co,i, cundi tatalima
siang pagcagunao ng̃ reynong Berbania.

At quilalanin mo itong nag uutos
na haring si Asor sa reynong Marruecos,
at apat na haring sa digma,i, quilabot
na nagisang hocbong sa inyo,i, lulusob.

Ganito ang hiling dagli mong ibigay
itong emperador sa Turquiang calac-han,
sampo ng̃ Princesa,i, gapos na ialay
cung ito,i, tupdin mo,i, payapa cang tunay.

At matitiuasay ualang malalagot
na isa mang buhay sa iyong vasallos
ñguni,t, pag tumangui at hindi sinunod
aba ñg Berbania,t, cayo,i, mauubos.

Sa gayong sinabi ang Sulta,i, nag tindig
at si Floresinda,i, humauac ñg calis,
sa haring D. Pedrong maquita,t, mamasid
ay hinadlañgan nia ang nañgagagalit.

Napigil sa gayon ang bunying Princesa
ang Sulta,i, nañgusap na di nacabata,
huag ñg tapusin lilong embajada
tanang sinasabi at mamamatay ca.

Ang sagot ni Acdal cahima,t, ang quidlat
sa aqui,i, humadlang aco,i, ualang gulat,
ano,t, iuurong itong pañguñgusap
aco,i, embahadang hindi nasisindac

Sia ñg pagsagot ñg haring D. Pedro
hayo na,t, tapusin ang sinasay-say mo,
anang embahada ay duminig cayo
sa guinauang lico ñg Sultang narito.

Banta co,i, di sucat ninyong malimutan
nagulong torneo sa Turquiang calac-han,
ang anac ni Asor na Principeng mahal
dili iba,t, doon napatdan ñg buhay.

Cahima,t, bayani sanay sa batalla
anong magagaua cundi macacaya,
sa daming nagtulong na naguing cabaca
Sulta,i, nag pabaya at hindi sinanga.

Saan di malagot ang hiniñgang tañgan
sa daming nagtulong na naguing calaban,
ang ganoong gaua caya ay catuiran,
na di apulain ñg lilong gran Sultan

At ang casucabang guinaua pang isa
oo,t, ang Principe,i, namatay man sana,
baquit di sinabi sa amang monarca
ñg hindi nicaing pinaglilo nila.

Caya sa guinaua niyang pagtataesil
hindi mangyayari na huag singilin,
caya ñga monarca ay iyong sagutin
cung tutuparin mo cay Asor na hiling.

Tahan embahada uica ni Garcelis
ang pangungusap mo di ibig marinig.
salita ñg taong ualang pag-iisip
alangang patulan at bait ñg paslit.

Ang hari mo,t, icao na pinagutusan
munti man ay uala cayong camahalan
di na nangilabot sa bibig mo,i, bucsan
isang Emperador gapos na ialay.

Palad na malaqui at nagcangalan ca
ñg quinalasag mong pagca embahada.
mñga caharap mo,i, baca di quilala
anac sa patalim at singao sa guerra.

Anang embahada,i, di ca ba aamin
tugon ni Garcelis huag mong ulitin.
ang mñga sabi mo,i, nacaririmarin
sa campo ñg tabac doon na maglining.

Sa guitna ñg campo anang embahada
ang hari ay siyang hiñgi ñg espada,
cung gayo,i, paalam at ito,i, uacas na
ñg tinutungtuñgan reyno ñg Berbania

Itong embahada,i, niyaong macaalis
sa dalauang hari uica ni Garcelis,
ñgayon po ay ano ang minamatuid
na ating gagauin sila po,i, magisip.

Sa gayon ang sagot ñg bunying gran Sultan
aco,i, siyang hanap ñg hocbong nariyan,
ang ejercito co,i, siyang carampatan
lumabas sa mñga lilo at sucaban.

Isinusumpa co sa sacbat cong calis
sa mñga pagdustang binuca sa bibig,
aquing pupulbusin hangang may gahanip
ñg catauan niaong haring ualang bait.

Caya aquing guilio na haring D. Pedro
at bunying Garcelis ang hiling sa inyo,
aco,i, pabayaang lumabas sa campo
at lahat cong caual na naritong turco.
Sagot ni D. Pedro ay di carampatan
pagca,t, ang digma co,i, narito rin naman,
at dating handa na sa paquiquilaban
di magsisipayag na sila,i, maiuan.
Hocbo ng̃ Napoles ay lalong-lalo na
hindi rin papayag at magsisisama,
saca ang soldado dito sa Berbania
sa haring Garcelis calahoc din sila.
Ang aquing pasiya na minamatapat
tropa ng̃ Berbania,i, dito na malagac,
sacaling may masoc sa loob ng̃ ciudad
ng̃ mg̃a caauay mayroong sasabat.
Tatlong ejercito,i, lumabas na minsan
Napoles, Bohemia at caual ng̃ Sultan
tangcang cucub-cubin ang sa morong real
ang general nila,i, di bibigyang lugar.
Ang gayong acala,i, siang minatapat
ng̃ tatlong general sa hocbo,i, lalabas,
haring si D. Pedro at Sultang mataas
saca si Garcelis sa digma ay quidlat.
Dito na tinugtog ang caja de guerra
nitong tatlong hocbong nagpisa,t, nagsama,
ang mg̃a general na sa guitna ng̃ tropa
casabihang dati sa pagbabatalla.
Mula ng̃ paglacad nitong ejercito
masisiglang lahat ang tung̃o,i, sa campo,
ng̃uni at namaang ang haring D. Pedro
sa naquitang Condeng casunod ng̃ hocbo.
Caya ang uinica,i, mg̃a camahalan
Condeng humahabol ay antabayanan,
ng̃ malalapit na,i, naquiquilalang tunay
nitong si Garcelis ang Princesang mahal.

Nğ cay Garcelis nğang matanto,t, maquita
ay di napiguilan ang lacas nğ taua,
sa harap nğ madlang doon ay casama
na humahalac-hac nitong pagbabadia.

Ang uinica nia,i, iyo pong quilanlin
Condeng humahabol na casunod natin,
ang Princesa mo po na mamanuganğin
marami na namang taong u-ululin.

Iya,i, dating gaua nğ bunying Princesa
na magdamit Condeng taga Saragosa,
at naquiquilahoc sa mğa batalla
nğuni,t, pagtatac-han sa dahas at sigla.

Caya ang pagtaua,i, di co napiguilan
nagunita co po ang nagdaang arao,
cami ni Reynaldo ay pinaglaruan
laong quinasama,i, hindi namalayan.

Ang haring D. Pedro,i, nanğiti sa gayon
sia nğ pagdating nitong humahabol,
madla,i, naligaya sa ticas na yaon
huad cay Narciso nğ unang panahon.

Ang bati nğ hari pagca,t, naquilala
Floresindang bunso,i, huag nğ sumama,
ang hihipaguin mo na reyna Cecilia
cusang mamamanglao cung doo,i, uala ca.

Ang gayong sansala,i, hindi natanguihan
nğ laquing pagtinğin dito sa sumauay,
na di nacasagot nğ anoman lamang
nğuni,t, nagnğinğit-nğit sa casarilinan.

Caya di quinibo yaong embahada
doon sa hiniling na gapusin sia,
sa haring D. Pedro,i, pagtinğin ang una
datapua,t, sa campo,i, sinğilin ang tica.

Tiniis ang galit pagca,t, di masira
ang isang pagsauay nitong sumansala,
tambing na nagbalic dapua,t, isalita
yaong embahada nğ morong cuhila

Pagdating sa real nitong inutusan
halos malayo pa,i, ibig ng̃ isigao,
itong pagsasabi ng̃ pinagdaanan
at sagot ng̃ hari sa sinadiang pacay.

Ang tanong ni Asor madaling sabihin
tutupad o hindi sa lahat cong bilin
nasaan ang Sultan at Princesang tacsil
ani Acdal nama,i, guerrang ualang tiguil.

Diyata,t, ang sagot sa iyo ay guerra
oo po ang tugon at nagagayac na,
lulusob sa atin ay tatlong armada
Bohemia,t, Napoles at sampo ng̃ Turquia.

Dinatnan co roong nang̃agcacapisan
itong tatlong hari ng̃ tinurang bayan,
ang lahat mong bilin ng̃ aquing maturan
maguguló sana,i, naapula lamang.

Palad na malaqui,t, agad napaguitna
hari sa Bohemia,i, siyang sumansala,
cundi nagcagayon palacio,i, babaha
sa dugo ng̃ mg̃a lilo at cuhila.

Matanto ni Asor puso,i, nagng̃ing̃it-ng̃it
hiyao na tinauag tanang generales,
mata,i, nagnining̃as sa malaquing galit
tropa ay ihanay ang ipinagsulit.

Siya ng̃ pagtugtog ng̃ caja de guerra
mg̃a generales nama,i, humanay na
sa cani canilang tungcol na armada
na taglay ang tapang sa paquiquibaca.

Ang uica ni Asor ating paglimahin
itong ating hocbo at sila,i, cubcubin,
huag bigyang lugar ang cabaca natin
na macatacas pa at sila,i, guipitin.

Tanang generales ng̃ tropang calaban
ay siang piliting unahing mapatay,
lalo si Bayseto sucab na gran Sultan
ay inyong lapang̃in ang caniang catauan.

Ang gayong ay siang minagaling nila
mag limang pulutong ang calac-han tropa,
sa talagang campo nama,i, dumating na
ang hocbo ng̃ Sultan bilang nang̃ung̃una.

Pagdating sa campo.i, cusang inilagay
banderang pang hamon sa mg̃a calaban,
matanao ang gayon sumalubong naman
ang pagbabatalla,i, dito na minulan.

Palibhasa,i, pauang may bininhing galit
ng̃ magsagupa na ang camuc-ha,i, lintic
ang pinapag usap ang talim ng̃ calis
at yabag ng̃ paa sa pamimiyapis.

Nagca halo halo itong paglalaban
dina maquilala ang sucat campihan,
iba,i, piquit mata tagang ualang humpay
di na natatanto ang tinatamaan.

Gayong pagbabaca ano pa,t, sumapit
na may limang oras cumulang humiguit,
turco,i, malilipol palad at sumapit
ang sunod sa Sultang hocbo ng̃ Napoles.

Siang pag sagasang hindi pinucnatan
ng̃ mg̃a bayani ang tanang dinatnan,
pagca,t, ng̃ maquita ang caual ng̃ Sultan
tantong madalang na sa daming napatay.

Sa batallang ito ay malaquing lubos
pang̃anib ng̃ Sultan sa daming cahamoc,
sa mg̃a guerrero na nacacucubcob
napahamac sana cung hindi inabot.

Baquit guiniguipit na di bigyang lugar
ng̃ nacatung-gali na haring Sutipar,
baga man may licsi ang bayaning Sultan
sa daming cahamoc ay napagsugatan.

Ano,i, sa maquita nitong si Garcelis
ang Sultang Bayseto ay nasa pang̃anib,
hinaui ng̃ tabac ang nang̃alalapit
ang haring Sutipar siang piniyapis.

Aniong magagahis at di macatagal
dito cay Garcelis dahas ni Sutipar,
umilag sa campo,t, ang pinatunğuhan
tropang dumarating nilang casamahan.
Pagca,t, cucubcubin ang boong talaga
ang hocbong Napoles nğ sadiang armada,
parang pinagtiyap siang pagdating na
nğ nanğagbibiglang caual nğ Bohemia.
Pagsayad sa campo nitong bagong dating
ang haring D. Pedro ay agad nag orden,
sa mğa guerrero hayo,t, salacayin
ninyo ang calac-hang tropa,i, piyapisin.
Dito na nagdoop ang ualong armada
sinong di masindac sa ganoong guerra,
dagundong nğ calis ay caguitla-guitla
purong camatayan ang ibinubuga,
Pauang nanğalabas ang tapang at licsi
nğ sa isa,t, isang lacas na sarili,
at hindi tumiguil nğ mğa pagputi
nğ maraming buhay cung dili gumabi.
Tinugtog ang tambor trompeta,i, hinipan
nğ sa isa,t, isang hocbong nag lalaban,
isang parang tandang pinapagtatahan
saca mag-u-uli sa quinabucasan.
Batalla,i, huminto,t, biglang nag pahinğa
tanang generales nag usisa sila,
sa soldadong abay nğ sa isa,t, isa
cung sino sa campong patay na natira.
Yaong hating-gabi ano,i, nğ umabot
na sa cahimbinğan nğ soldadong pagod,
naisip ni Asor lihim na nilusob
hinalo ang tropa na nacacatulog.
Ito na ang higpit na pagpapatayan
dami nğ soldadong nasacta,t, namatay,
dahil sa nabigla,t, na alinpunğatan
paghauac nğ armas ay di matutuhan.

Sa ganoong gulo,i, naguising ang lahat
guimbal ay tinugtog sa batalla,i, tauag,
ang gayong tagaan ay casindac-sindac
sa dilim ng̃ gabi,i, hindi nagpupucnat.

Ang haring D. Pedro at bunying Garcelis
at saca ang Sultan malaqui ang galit,
sa lilong cay Asor sa guinauang lupit
paglactao sa ley ng̃ mg̃a matuid.

Sa malaquing galit sumagasang bigla
sa masinsing calis ng̃ morong cuhila,
tabac na pamutol hindi man nagsaua
ñitong pamumucsang ubusan ng̃ taga.

Ang ganitong guerra ay catacot-tacot
sa labis na dilim ng̃ pagpapamooc,
nagsilbing pananglao sa nang̃ag hahamoc
ang quislap ng̃ calis cung nagcacaabot.

Ng̃ maumaga na,t, sumicat ang arao
at magquita-quita ang nang̃ag aauay,
ang bangcay sa campo,i, hindi na mabilang
nagcahalo-halo ang moro,t, binyagan.

Maquita ng̃ madlang mg̃a generales
na moro,t, biñyagan ang gayong nasapit,
nagulol ng̃ sigla sa pamimiyapis
pauang nang̃ag hang̃ad victoria,i, magcamit.

Ano pa at yaong malauac na parang
na cung lalacarin isang lingong arao,
sa capal na lubha nitong nag aauay
na ualong armada ay nalaganapan.

Caya di matanto ng̃ nang̃ag babaca
ang nacalalamang na mag vivictoria,
sabing tinuring̃an sa gayong batalla
bumilang ng̃ buan bago nagca hanga

Ipinagcagayong hindi nagca talo
nitong naglalabang ualong ejercito,
ay dating ng̃ dating ang mg̃a soldado
na mg̃a abuloy sa canilang reyno.

Lahat ng̃ guerrerong mg̃a generales
ng̃ dalauang hocbong Berbania,t, Napôles,
sa campo ay parang mg̃a leong ganid
pagsacmal sa buhay ng̃ gutom na caliz.

Dang̃an di masaho ng̃ mg̃a guerrero
itong cacapalan dami ng̃ contrario
ipaeli ang sabi sa cay Reynaldo
na ipinatauag ng̃ mabunying Magno.

Sa tulong ng̃ lang̃it ay nabaui nila
bayang Jerusalem sa mg̃a cabaca,
may u-uing reliquias ganti sa canila
nitong natimauang mahal na Patriarca.

Doon sa pag u-ui ng̃ hocbong nagdiuang
sa cay Carlo Magno na nabalitaan
may malaquing guerra sa Berbaniang bayan
na limang corona itong sumalacay.

Sapagca,t, talastas ng̃ bunying si Magno
doo,i, inaantay itong si Reynaldo,
ng̃ amang monarca,t, Sultang Bayseto
caya ng̃a nag uica siya ng̃ ganito.

Anitong si Magno,i, Reynaldo ania
tinutulutan cong magbiglang mui ca,
ayon sa balitang may malaquing guerra
Berbania,i, linusob ng̃ limang corona.

Lacad na madali at ipag sama mo
yaong limang pares at mag anim cayo,
aco po,i, sucat na ani Reynaldo
maliligalig pa ang mg̃a catoto.

Pagca sabing gayon humalic sa camay
ng̃ caniang Magno,t, agad napa alam,
ang uica ni Ojer catoto,i, maghintay
hindi mangyayaring di quita samahan.

Gayon din ang uica nitong si Cristeo
aco,i, ipagsama na maguing icatlo,
sa gayong hiniling dito cay Reynaldo
hindi nacatangui sa mg̃a catoto.

Lumacad ang tatlong parang lumilipad
sa pag mamadaling sapitin ang hañgad,
ang sabihin namán itong naglalamas
guerra sa Berbaniang hindi nag pupucnat.

Ang bunying Garcelis at haring D. Pedro
siang di cumupas ñg dahas sa campo,
ñg pagpapahirap sa morong contrario
mñga camay nila,i, hindi man nañgalo.

Linilisa nilang pinagpipilitan
itong limang haring ñg hocbong calaban,
ñguni sa di hamac na dami at capal
ñg masin-sing tropa ay di mabunguan.

Ano,i, sa matanto ñg limang armada
hocbo ñg binyagan ay cacaunti na,
quinulong sa guitna,t, sigao ñg lahat na
ito,i, siang uacas ñg ating batalla.

Ñg magcagayon ñg sa guitna,i, macubcob
ang mñga binyagan ñg cabacang moros,
ay siang pagdating nitong nañgaglagos
na tatlong bayaning sa digma,i, quilabot.

Pagdating sa campo ñg magcacasama
uica ni Cristeo dito sa dalaua,
tila nacucub-cob sa binyagang tropa
tayo,i, sumagasa at pucsain sila.

Hocbo ñg Bohemia,t, Napoles na bayan
ay maraming lubha ñg soldadong namatay
ang mñga sordanes na abay ñg Sultan
munti ñg maubos na ualang mabuhay.

Namiyapis na ñga sa dinaraanan
dumating na tatlong ualang sauang matay,
sa guinauang landas ay ualang nabuhay
hangang sa dumating sa calaguitnaan.

Dito na namucsa sa guitna ñg campo
ang espadang uhao sa dugo ñg moro,
ualang bigong quilos ang tabac ñg tatlo
na di umu-utas ñg maraming turco.

Ang tanang cabaca sa ito,i, mamalas
daig ang maquina nitong paguaualat,
ang calac-hang tropa,i, nagsipanambulat
sa campo,i, uala na at nagsitiualag.

Sa ito,i, maquita nḡ mḡa binyagan
nasira ang loob nḡ mḡa caauay,
loob ay sumigla,t, nauli ang tapang
sa mḡa cabaca,i, hindi humiualay.

Uica cay Garcelis nitong si Reynaldo
huag cang lalayo sa dala mong hocbo,
Sulta,i, alalaya,t, ang haring ama co
uauasac nḡ tropa,i, cami namang tatlo.

Sa mauica yao,i, biglang humiualay
tropa,i, tinalactac nḡ morong macapal,
parang pinapalis ang dinaraanan
dalauang casama,i, siang nilapitan.

Tuloy sumalubong dito sa natanao
malaquing pulutong nḡ mḡa caauay,
sila,i, tinutumpa niaonḡ caramihan
dapua,t, ang guinaua,i, sumagasa naman.

Nḡ mapaguitna na ang tatlong bayani
sa morong macapal na sacdal nḡ dami
camuc-ha,i, naculong na isang buhaui
napalis ang guitna at ualang nalabi.

Sa gayong namalas ay nanḡagtacbuhan
yaong nanḡatirang hindi nanḡamatay,
may nagtutumuling isang moro naman
guinaua ni Ojer biglang sinungaban.

Dinaclot sa batoc biglang itinaas
saca iniacma ang espadang hauac,
ang uica,i, pag di ca nagsabi nḡ tapat
tatlong piraso cang sa lupa,i, lalagpac.

Ang tanong ni Ojer hayo,t, sabihin mo
mḡa generales nitong inyong hocbo,
cung saan naroon at cung sino-sino
anang nacabitin ay sasabihing co,

Itong sinasabi,i, hindi macatasan
mata,i, nacausli,t, dugo,i, bumubucal,
uica ni Cristeo ay iyong luagán
ng̃ matanto natin ang ipagsasay-say.
Linuagan nang̃a,t, cusang pinasayad
sa tinutungtung̃an itong sinambilat
halos humahagac ng̃ biglang lumuag
sa panunumbalic ng̃ dugong lalabas.
Dalaua,i, nataua sa anio ng̃ tacsil
at nacamatay ca ang uica cay Ojer,
paanong masasabi ang iyong hinihiling
hing̃a,i, abot-abot at hindi mapiguil.
Nang̃usap si Ojer may cahalong taua
sa inu-usisang hindi maca hing̃a,
anong naisip mo,t, dito,i, sumama ca
mahipo ca lamang mamamatay ca na.
Sa matauhan na itong nahirapan
sa catanung̃an po na aming general,
ay hindi iisa,t, lima ang nariyan
pauang mg̃a haring quilabot ng̃ tapang.
Nasa bandang huli,t, sila,i, nacucubcob
ng̃ may sampung libo na mg̃a soldados,
ibang generales nama,i, sumusunod
na may apat na puo na purong guerreros.
Apat na armada,i, combidadong lahat
ng̃ haring si Asor sa Marruecos buhat,
yamang nasabi na,t, inyong natalastas
ay aco po nama,i, tulutang lumacad.
Oo anang tatlo lacad at mag tulin
sa lilong cay Asor ay iyong sabihin,
na humanda sia,t, pagisip-isipin
yaong huling dacong caniang mararating.
Nagbiglang lumacad ang bayaning tatlo
pinunta ang turo ng̃ nahuling tao,
muling sumagasa sa capal ng̃ moro
itong ualang sindac na mg̃a guerrero.

Uica ni Cristeo mĝa samang liag
ang guerrang ganito,i, dati ninyong tatap,
na hindi mabuting magtiua-tiualag
pagcacabihira ay mapapahamac.

Anitong dalaua ay siang magaling
higpit ang espada,t, ating apurahin,
sa pananagasa ay natausan din
si Asor at madlang guerrerong casiping.

Nagulol nĝ lacas nitong pagcataos
cay Asor nĝ tatlong sa guerra ay salot,
mĝa tabac nila,i, pasasang lumagoc
sa tumataguistis na dugo nĝ moros.

Ang may apat na pung libong cumuculong
ay nanĝag tacbuhan nĝ maquita yaon,
na balang abutan liig ay naputol
nĝ piling soldadong caacbay ni Asor.

Itong limang haring natira sa campo
mĝa generales at ibang guerrero,
siang piniyapis nĝ bayaning tatlo
campo,i, nayayanig sa batallang ito.

Palibhasa,i, piling sila,i, matatapang
sa batalla,i, dati,t, purong mĝa sanay,
calansing nĝ calis cung magcatamaan
sa tunog at quislap higuit sa pandayan.

Natungcol ni Ojer sa batallang ito
ang general Acdal at limang guerrero,
nacahamoc naman nitong si Cristeo
si Asor na hari,t, sampung caballero.

Ang apat na haring pinaca general
at ang iba,t, ibang guerreros na abay,
nabunguan nila,i, ang pamucsang camay
nitong si Reynaldong ualang sauang matay.

Calaban ni Ojer ay di man nagluat
ang lima,i, madaling sa lupa,i, nalagpac,
si Acdal na lamang ang di nau-utas
ayao sumuco,i, may malaquing sugat.

Ano,t. di sumuco ang uica ni Ojer
ang sagot ni Açdal malayo sa aquin,
cung gayon ang uica ay iyong damutin
ang talim ni Galsus ay cusang baniguin.

Tinagang malacas ang general Acdal
nitong ualang sauang matay sa calaban
cundi may baluting sangcap sa catauan
munti ng̃ maputol na magca hiualay.

Mamatay si Acdal madaling lumipat
sa mg̃a casama,i, dadalo ang hang̃ad,
datnan si Reynaldo,i, uala ng̃ calamas
cundi mg̃a hari na sugatang lahat.

Yaong casamahan na mg̃a guerrero
ay nang̃amatay na,t, ang iba,i, nagtacbo;
maquita ni Ojer ang bagay na ito
iniua,t, pinunta,i, itong si Cristeo.

Datnan si Cristeo ay nagtatapus na
caballerong sampo,i, uala ng̃ hining̃a.
si Asor na lamang siang natitira
at tuloy sumuco itong palamara.

Nag uica si Ojer na may halong poot
dito sa sumucong hari sa Maruecos,
ania ay cung aco ang naguing cahamoc
pinasan mo sana ang talim ni Galsus.

Ang may asal hayop na paris mong hang̃al
di sucat lumauig sa mundo ang buhay,
leing tinutunton sa guerrang alin man
guinauan ng̃ daya,t, licong casucaban.

Uica ni Cristeo ay itong si Asor
sa cay Reynaldo,i, dalhin natin ng̃ayon,
sia ang bahalang gumaua ng̃ ucol
at parusahan nia ang lilo at pusong.

Inacay si Asor at pinuntang caguiat
itong si Reynaldong naquiquipaglamas,
ng̃ datnan ng̃a nila,i, ang calabang apat
ay sumusuco na at sugatang lahat.

Caya,t, ang uinicang canilang tinuran
at sampu ni Asor gayon din ang say-say,
o balitang dahas cami,i, ca-auaan
at napatatalo sa lacas ninyo,t, tapang.

Cung gayon ang uica ay ipag utos mo
bandera,i, itayo sa guitna ng̃ campo,
at mapag quilala sa calac-hang hocbo
na cayo,i, bihag na at sucong totoo.

Bandera,i, natayo tinugtog ang guimbal
pagtauag sa tropang nagcalat sa parang
ng̃ magcatitipon marami ang culang
pagca,t, pinupucsang di tinatahanan.

Dahilan sa sumpa ng̃ haring Garcelis
dito sa cay Asor na guinauang lihis,
hindi tutuyuin ang hauac na calis
sa dugo ng̃ madlang masasamang isip.

Pamumucsang ito,i, cung caya nahinto
dahil sa banderang naquitang natayo,
napagquilala na ang mg̃a pag suco
ng̃ hocbong Maruecos na di nacasaho.

Caya,t, umu-ugong hiyauan ng̃ viva
ng̃ hocbong binyagang nagsi pag victoria,
di caring̃at-ding̃at nama,i, dumating na
ang tatlong bayaning may bihag na dala.

Baga ma,t, ang galit ay nag̃ag aalab
nitong si Garcelis at casamang lahat,
ano,i, sa maquita na pauang may sugat
poot ay nauala,t, guimiit ang habag.

Ng̃ sa magcagayong sila,i, matipon na
itong nang̃aguagui sabihin ang saya,
haring mg̃a bihag ay pinapagpirma
sa guinauang fianzang pagcatalo nila.

Labis ang pang̃acong sila,i, maghahatid
na sa taon-taon ng̃ ugaling buis,
tacsil na si Asor ito ang nasapit
pati ng̃ quinayag naramay sa saquit.

Payo ni D. Pedro sa tanang casama
itong limang bihag ay pabayaan na,
sa canilang reyno,i, magsi u-uing sadia
tayong lahat nama,i, masoc sa Berbania.
Ualang napahindi sa pinagsabihan
tiulnutang mui ang bihag na tanan,
ang digmang nanalo ay pumasoc nama
sa loob ng̃ reyno,t, pauang nagdiriuang.
Sa gulo at tua ng̃ nang̃ag victoria
sumalubong naman ang nasa Berbania
lahat ng̃ concejo at mahal na reyna
pati ng̃ Princesa na si Floresinda.
Nagtuluyang nanhic sa real palacio
itong nang̃ag̃ uagui sa calac-hang hocbo,
sa malaquing tua,i, di hamac ang gulo
halos di marinig tugtog ng̃ musico.
Capos yaring dilang mag say-say ng̃ hanga
sa quinamtang tua at pagca ligaya,
nitong nasasabic na si Flóresinda
sa sintang Reynaldo na bagong naquita.
Galac na siniasat sa sinta at guilio
mg̃a caballerong casama mo,i, alin,
tugon ng̃ tinanong ang catotong Ojer
at haring Cristeo sumama sa aquin.
Ang dalauang iyà,i, casamahang pares
lingcod ding para co ni Magno at cabig,
sa aquing pag u-ui di nila matiis
na aco,i, magisa baquit may ligalig.
Sa ito,i, matanto nitong sumiyasat
at ng̃ mg̃a hari na naquiquimatiag
sa dalauang pares laquing pasalamat
isa-isa nilang inalayang yacap.
At ang bating say-say Sultang Bayseto
palad na malaqui,t, nagsidating cayo,
sa daquilang tulong na guinaua ninyo
alang̃ang itumbas ang isang Imperio

Guinaua ang piestang dili hamac-hamac
sa dalauang pares laquing pasalamat,
dito sa malaquing utang nilang lahat
na di maisipan ang dapat ibayad.

Ang malaquing tua,i, ng̃ macaraan na
nitong pagdiriuang sa gayong victoria,
ang pinagusapan ng̃ haring dalaua
nahintong pagu-ui sa Imperiong Turquia.

Uica ni D. Pedro,i, inip na ang puso
sa nayaring tipang nagcahintohinto,
ng̃ayo,i, payapa na,i, aquing binu-buco
maidaos naman cung loobin mo po.

Dalauang monarca,i, nagcaisang hang̃ad
capua nagtaglay sa puso ng̃ galac,
sa haring Garcelis ganito ang saad
cami,i, tulutan mo sa nahintong gayac.

Cung mamarapatin ng̃ camahalan mo
patnubayan cami sa lacad na ito,
mag hatid sa bunying gran Sultan sa turco
gayong sa dalauang cacasaling bago.

Ito,i, siang hiling nitong pa-a-alam
na dalauang haring may nayaring tipan,
tutupdin sa Turquia ang pinag usapan
ang magcasing irog doo,i, icacasal.

Sia ng̃ pag alis ng̃ dalauang hocbo
ng̃ bayaning Sultan at haring D. Pedro,
ang Duqueng si Ojer saca si Cristeo
pumatnubay naman sa lacad na ito.

Sa habang paglacad ay nagsasaliuan
ang mg̃a musico at tugtog ng̃ guimbal,
sa gayong ligaya,i, parang ualang malay
dumating sa Turquia Imperiong calac-han.

Capag dating doo,i, sumigao ng̃ viva
ang dalauang digma na pinapag isa,
lahat ng̃ dinatnan nama,i, naquipara
tumugon sa gayong dumagsang ligaya.

Pauang nagsipanhic sa palacio real
itong nag vivivang hocbong ualang tahan,
ang Sulta,i, nag utos sa consejong tanan
mag-alay ng̃ lugod ang sang caharian.

Ipinatalastas sa mg̃a consejo
at tanang sordanes doon sa Imperio,
ang Princesa,i, buhay at hindi na ano
sa caniang senteneiang yari sa Cabildo.

At gayon din naman ipinatalastas
itong sa Princesang tatamuhing galac,
maguiguing esposong caisa ng̃ palad
bantog na Principe sa Bohemiang ciudad.

Tuloy inautos ng̃ Sultang Bayseto
sa mg̃a sordanes at tanang consejo,
huming̃i ng̃ tauad sa cay Reynaldo
sa pag dusta nila niaong unang daco.

Laquing pagcamaang sa boong Turquia
nitong pagca buhay ng̃ bunying Princesa
at cay Reynaldong inapi ng una
acala,i, villano ay principe pala

Baga man may hia ang consejong tanan
dito cay Reynaldo sa unang nagdaan,
tua ang umaquit lalo,t, ng̃ malaman
maguiguing esposo ng̃ Princesang mahal.

Hangang nag gagayac sa loob ng̃ reyno
ng̃ malaquing piestang alay ng̃ Imperio,
ay ipinasundo ng̃ haring D. Pedro
ang nasa Bohemiang mabunying Obispo.

Sinundong Obispo ay ng̃ dumating na
sa Turquiang may gayac na malaquiang piesta
nanhic sa palacio at naquipagquita
sa mahal na hari na nag paanyaya.

Dito na guinaua mg̃a pagcacasal
sa cay Reynaldo,t, Princesang marang̃al,
tua,i, di masayod ng̃ sang caharian
dito sa nagcamit bagong capalaran.

Sari saring laro,t, ibang casayahan
alay at caloob ng̃ nasasacupan,
tao sa lansang̃an di magcaguiitan
at may luminario ang lahat ng̃ bahay.
Tuloy iguinayac ng̃ daquilang Sultan
ang pagcocorona sa bagong quinasal,
sa gayong acala,i, agad hinadlang̃an
ng̃ haring D. Pedro,t, ganito ang tinuran
Hindi mangyayari o Sultang mataas
dalauang magcasi ay dito malagac,
pagca,t, ang Bohemia,i, ualang maghahauac
aco,i, ualang sucat salinan pang anac.
Ang sagot ng̃ Sultan o bunying monarca
cung magcacagayon ay paano ang Turquia,
uala nang̃ang dapat asahang ibapa
sa aquing Imperio nama,i, magmamana.
Itong Sulta,t, hari ano pa,t, nagtalo
sa pagaagauan sa cay Reynaldo,
ng̃uni,t, sa mabuting samo ni D. Pedro
ay ipinayag din ang hiling na ito.
Sa pahintulutan sila ng̃ pagtulac
ang haring D. Pedro,t, casamahang lahat,
pati ng̃ quinasal casama sa lacad
pauang nagdiriuang sa ganoong galac.
Cahima,t, malayo ang pinang̃aling̃an
nalimot ang madlang mg̃a capaguran,
caya,t, sa Berbania,i, parang ualang malay
ay nang̃ag sidating niaong paglalacbay.
Ng̃ magsidating na itong nag victoria
sabihin ang saya sa reynong Bohemia,
di magcarinigan sigauan ng̃ viva
sa biglang pagdating ng̃ Principe nila.
Caya ng̃a hindi pa ipinaguutos
ng̃ hari sa madla ang gagauing lugod,
lahat ng̃ vasallos gumagad sa udioc
ng̃ malaquing tua na sila,i, maghandog.

Sa galac ng̃ reyno,i. hindi na nag antay
sa gagauing piesta sila,i, pag utusan,
tua ang umaquit na sila,i, mag alay
niaong sari-saring mg̃a calulugdan.

Ang gayong ligaya,i. di ibig matapos
ng̃ reynong̃ nauili sa tua ang loob,
caya,t, ang dalang̃in ng̃ mg̃a vasallos
lumagui ang haring husay magpasunod.

Ang quinamtang tua,i. ng̃ tumiguil-tiguil
haring si Cristeo at Duqueng si Ojer.
sa haring D. Pedro dumulog nag turing
cami,i, tulutan pong cayo ay lisanin.

Sagot ni Reynaldo cung gayon ania.
aco,t, ang casi co sa inyo,i, sasama
dahilan sa Magno at pares na iba
laong ninanais na caniang maquita.

Ani Floresinda mahabis ang hang̃ad
na ang bunying Magno nasa cong mamalas,
cay Ojer na tugon namang isinaad
cung gayo,i, hayo na,t, aba tayo,t, lacad.

Nagsi alis nang̃ang tinung̃o ang nasa,
di nagdamdam pagal sa layong pinacsa,
ni hindi na inip at di nagunitá
na sila,i, naroon sa Franciang lupa.

Nag tuluyang nanhic sa real palacio
hangang sa dumating doon sa estrado,
lumuhod sa harap ng̃ mabuying Magno
sampo ng̃ Princesa,t, ang uica,i, ganito.

Ang galang na bigay o sacramajestad
macapangyariha,t, may caronang hauac,
caming vasallos mong sa Bojemia,i, buhat
ng̃ayo,i, humahalic sa bacas ng̃ yapac.

Ang tugon ng̃ Magno,i, maraming salamat
sa paonra ninyo,t, mg̃a puring gauad,
anomang hilingin cahit anong bigat
dico icacait cusang ipapayag.

Ani Floresinda,i, uala pong anoman
pagparito namin ay parang pagdalao,
at bucod sa rito,i, nais cong matingnan
ang carangãlan mo at pares na tanan.
Cung gayon ania,i, madaling tauaguin
ang lahat ng̃ pares ng̃ayon di,i, dumating,
palibhasa,i, Magno itong may pabilin
lahat ay nag biglang humarap noon din.
Malaqui ang tua ng̃ Princesang mahal
sa lahat ng̃ pares na nagcacapisan,
ania ay dapat ng̃ang si Magno,i, madang̃al
pagca,t, ang vasallo,i, pili,t, cabantugàn.
Lalo yaong tanan di matapos-tapos
ang quinamtang tua at saya ng̃ loob,
dito cay Reynaldong catoto at irog
saca sa Princesang bagong napanood.
Di masabing gulo,t, mg̃a caing̃ayan
ng̃ bagong nagquitang nang̃agcumustahan
malaong ding oras nilang nalimutan
ang nasang pag u-ui sa Berbaniang bayan.
Bayaan na nati,t, huag ng̃ ipagbadia
boong catuaa,t, sari-saring saya,
ang haring D. Pedro,i, totoong inip na
sa dalauang nalis ng̃ pag-aantay niya.
Parang nagpaudlot nitong casayaan
at iquinahinto,i, ang pag papa-alam,
itong mag-asaua,i, dumulog pagcuan
sa mabunying Magno,t, gayon ang tinuran
Bunying exelencia at sacramajestad
bacas ng̃ yapac mo,i, pahagcan cung dapat,
sa pagpanao namin Dios ang lumagac
at paalam napo ang iyong alagad.
Tinutulutan co sagot ng̃ monarca
cung baga sacali,t, may gustong mui na,
iligtas ng̃ lang̃it cayong mag-asaua
na ualang sacunang datnin ang Bojemia.

Dalauang magcasi ano pa,t, pumanao
tanang mĝa pares nama,i. pumatnubay,
hangang sa dumating sa lual nĝ bayan
halos dipa ibig nilang humiualay.
Nanĝag camay muna silang calahatan
iiua,t, a-alis malaqui ang lumbay,
mĝa cainĝaya,i, hindi magcamayao
sa gulo nĝ a Dios at pagpapa-alam.
Nag balic sa Francia yaong tanang pares
sa Bojemia nama,i, ang magcasing ibig,
bininit sa busog tulin ang caparis
caya,t, di nalaon sa reyno,i, sumapit.
Nanhic sa palacio,t, lumuhod pagcuan
dalauang magcasi,i, humalic nĝ camay,
sa haring D. Padro sa ito,i, mamasdan
ang tua sa puso,i, ualang pagparisan.
At ang isinunod sa gayong ligaya
nitong mahinusay na reynong Bohemia,
inibig nĝ hari.t, consejong lahat na
Principe,i, putunĝan nĝ cetro,t, corona.
Sayang di matapos nĝ sang caharian
sa pagcocorona sa Principeng mahal,
bunying Floresinda nama,i, pinutunĝan
niong diadema pagca,t, reynang tunay.
Vivang di malagot ang sigao nĝ lahat
halos na umabot sa lanĝit nĝ galac,
sa canilang haring malubay banayad
at sa reyna namang pang-ulo sa dilag.
Bucod dito,i, lalong ipinagtatalic
nĝ sang caharian sa ligayang quip quip,
ang hari at reyna,i, ualang iniisip
cundi ang magsabog nĝ aua sa cabig.
Ang canilang hari ay siang uliran
sa baba nĝ loob sa nasasacupan,
nĝuni,t, sa batalla,i, pinanĝinĝilagan
nĝ mĝa morisma na hindi binyagan

Ang reyna,i, gayon din malubay ang loob
na di maquitaan ng̃ lahat ng̃ sacop,
ng̃ pag mamalaqui,t, cataasang lubos
pagca,t, itong aua ang isinasabog.

Caya ng̃ sapitin itong cahanganan
na pagsasauli sa hiram na buhay,
quinamtan ang lubos na capayapaan
langit na pang̃aco,i, naguing cabayaran.

Ito,i, siang hanga,t, buhay nanasapit
ng̃ capua tibay nagcaisang dib-dib,
caya sino man siang bumabasang ibig
iyong patauarin sa culang at labis.

# FIN

1. Kay Erastro
2. Papa Gregorio
3. Arnisto at Arbella
4. S. Antonio de Padua

Kasalukuyang nililimbag ang buhay ni Poliarco.

---